UNANG HATI

# Sa Laot ng Pagsusuyuan

SINIPI SA NOBELANG KASTILA NA MAY PAMAGAT NA "DORA" NI CARLOTA BRAEME NG TUMAGALOG NA SI


## Rosendo Ignacio

Mayakda ng Gramatikang Kastila at Tagalog "2 tomos" Medicina Domestica "2 tomos" Aklat ng Pagluluto, Kusinang Tagalog, Ang Bathalang Dula sipi sa "La Divina Comedia ni Dante" at El Moderno Vocabulario Español-Tagalo Tagalo-Español.



UNANG PAGKAPALIMBAG

1917

IMPRENTA, LIBRERIA Y PAPELERIA
DE
P. SAYO Vda. DE SORIANO
Rosario 225, Plaza del Conde 1008 y Azcarraga 552, Tondo
MANILA, I. F.

# Sa mga giliw kong mambabasa

Muli na namang napagitna sa larangan ng panulat yaring dahop kong kaya, upang minsan pa'y saksihan sa inyong kamahalan ang kahalagahan niyaring handog kong babasahin, na may pamagat na SA LAOT NG PAGSUSUYUAN, na sinipi niyaring kapos kong kaálaman sa isang dakila at mainam na nobelang kastila na may pamagat na "Dora", na mula pa ng mga unang sandaling aking pagkatunghay, ay ninais ko nang ipatalos sa inyo sa pamamagitan ng baguhang kong panitik ang tinataglay niyang kadakilaan; subali't di naisagawang dagli, kundi sa ngayon lamang, sanhi sa kawalan noon ng sukat na panahon.

Kaya't kung sakasakaling sa inyong pagtunghay ay may mahalaw kayong mga pangungusap na salat sa maririkit na diwa, ay marapatin ninyong sa aki'y ipagpaumanhin, sapagka't ang mahina kong kaya'y nagkusa, di sa maging dakila sa tungkuling pagkamanunulat, kundi sa nasa ng mabisang damdaming maipabatid sa inyo ang boong nilalaman ng Nobelang ito. At, yamang di lingid sa sino man, lalunglalu nanga sa mga may matalinong pagkukuro, na, ang kagalingan ng isang bagay, lalu nanga sa gaya nitong babasahin, ay wala sa kinis ng balat ni sa lalim ng pananalita, kundi sa linaw at mabuting hanay ng diwang tinataglay.

Sukat sa hanggang dito mga irog kong mambabasa, yamang talos na ninyo, na ang alin mang bagay na may pasimula ay may katapusan, kaya't ipagpatawad ninyo sa akin ang dagli kong pagpigil niyaring takbo ng abang panulat.

Ang inyong lingkod,
R. I. S.

Maynila, 1 ng Marso ng 1917.

# I

*DORA*

ANG mg̃a kahangganan ng̃ isang kaululan ay manakanakang natutungkol lamang sa may likha, ang wika ni Lord Earle sa kanyang anak na lalaki; maniwala ka sa sinasabi ko sa iyo, Reinaldo, sapagka't kung kita'y papayagan sa iyong biglabiglang pagiisip, ay walang kasasapitan kundi ang mabulid ka sa madlang kapahamakan at sampu pa ng̃ iyong ankan ay mapaparamay.

—Sundin mo ang katuwiran.

—Wala akong katuwirang namamalas diyan sa inyong sinabi, ang tugong mataas ng̃ binata. Wala kayong lubos na katuwiran na tumanggi sa aking pagaasawa.

Bagaman dinamdam sa puso ni Lord Earle ang gayung ipinamalas sa kanya ng̃ kanyang anak, ay di umimik munti man, datapwa't isang banayad na ng̃iti ang namutawi sa kanyang mg̃a labi.

—Maipagkakaloob ko sa iyo, di lamang isa, kundi libolibong mg̃a katuwiran kung siyang kakailang̃anin; sangayon yaring kalooban na tunay ang lahat mong sinaysay sa akin. Oo't si Dora ay maganda; ng̃uni't huwag mong kalilimutan na ang kanyang kagandahan ay dili iba't ang kagandahang-bukid, at marahil ay di ako nalilisyang siya'y di bihasang bumasa

at sumulat na maayos. Siya'y napakabuti at lubhang mahinhin, di ko ikinakaila, at mapatutunayang kong kailan ma'y di ako nakadinig sa kanya ng̃ anomang labang salita; ng̃uni't, Reinaldo, ako'y tumututol sa iyong matalinong pagkukuro. Minamagaling mo baga na ang kanyang kagandahan at kahinhinan ay sukat na upang siya'y iyong maging giliw at kahalili sa lugar ng̃ iyong ina?

—Tunay ng̃a na ang kanyang mg̃a kariktan ay makasisiya sa akin; ng̃uni't akalain mong may mahigit pa sa kanya na siyang sa iyo'y nababagay: ang malumanay na sabi ni Lord Earle.

—Siya'y iniibig ko! ang patuloy ng̃ kanyang anak

—Batid na nating mabuti kung ano ang pagibig sa labingwalong taong gulang. Paniwalaan mo ako, Reinaldo, kung kita'y tutulutan ay ikaw rin marahil, pagkaraan ng̃ ilang panahon ang sa aki'y magbabadya ng̃ kahinaang ko sa pagsupil sa mg̃a kaululan ng̃ iyong kabataan.

—Huwag ninyong tawaging isang kaululan ang ganito, ang pakli ni Reinaldong may mukhang namumula, kung si Dora ay mayaman ó anak kaya ng̃ isang...

—Walang kailang̃an ang isang mahabang salitaan. May katuwirang ka; kung ang dalagang tinutukoy ay nauukol man din sa ating lahi ó nalalapit man lamang, ay ano't laking kaibhan ng̃ paguusapan. Huwag mo akong yamutin, na ikaw ay umiibig ó ibig mong magasawa kahima't ikaw ay batangbata pa. Ang sa aki'y nakapagbibigay damdamin, ay sapagka't nang̃ang̃arap kang makasal sa isang dalagang may malabong pagkatao at anak lamang ng̃ isang tanodhalamang ko.

—Sa ganang akin ay isang kataasan ang ganyan, ang tugon ng̃ kanyang anak. Kung di ako makasal kay Dora, ay di na ako magaasawa kailan man.

—Ibig ko pa ang gayon, kay sa masamang pag. aasawa.

—Siya ay mabuti, ang wika ni Reinaldo, mabuti

at maganda, mahinhin at kaayaaya. Ang kanyang puso ay malinis, at ang kanyang mukha'y marikit. Kaya't anong samang pagaasawa ang wiwikain mo ama? Kailan ma'y di ako naniwala ó maniniwala kaya sa mg̃a mababang̃is na tuntunin ng̃ lahi. Sa paanong mangyayaring ang isang tao ay maging mabuti o humigit sa kapuwa, kun di maging matalino ó banal?

—Kailan ma'y di ko ibig na makitugon diyan sa iyong pabiglabiglang kaisipan. Bago ka sumapit sa dalawampu't isang taon ay daraanan mo at iyong pabubulaanan iyang kainitan ng̃ iyong damdamin.

—Akalain mong ang kabataan ay di dapat bibigyang laya, sapagka't siyang nagdudulot ng̃ kapahamakan; subali't ang gulang ay siyang nagtuturo ng̃ ikagagaling ng̃ sarili, kaya't sumunod ka sana sa aking mabuting hatol.

—Matuturing akong isang bayani, ang sagot ng̃ binata, kung ako ang unang sumira niyang magusot na kaugalian at malabong tuntunin ng̃ angkan.

—Huwag mong sabihin ang ganyan, at marami na ang nagsisisi sa ng̃ayon, sanhi sa di pakikinig sa makatuwirang hatol ng̃ kanilang mg̃a magulang.

—Ang gayo'y di mangyayari banta ko, kailan pa ma't masasapiling ko si Dora, ay magagawa ko ang lahat; subali't kung wala siya'y hindi.

Si Lord Earle ay tila manding ibig ng̃ magalit sa gayong kaulitan ng̃ kanyang anak; ng̃uni't gayon ma'y mahinahon siyang nagwika:

—Akalain mong ang karamihan sa mg̃a amang gaya ko ay di pumapansin sa anomang sabihin ng̃ kanilang mg̃a anak hinggil sa mg̃a bagay na nalalaban sa matuwid, subali't di ko ibig gawin at asalin sa iyo ang gayon, kita'y dinidinig at pinang̃ung̃usapan sa pamamagitan ng̃ makatwirang mg̃a hatol upang mahikayat iyang masamang hilig ng̃ iyong kabataan, sapagka't di ko ibig ang ikaw ay mapalugami, kundi bagkus na makita kitang maligaya sa aking piling. Kahima't isang pagalit na salita'y di

kita tinugon at di ibig at nais na sa iyo'y marapatin; subali't ang sa iyo'y aking mawiwika na iyang iyong adhika ay di mangyayari; si Dora ay di nararapat na maging asawa ng̃ aking anak na magmamana ng̃ Earlescourt. Samahan mo ako upang sa iyo'y ipamalas ng̃ buong liwanag ang kahulugan ng̃ aking mg̃a pang̃ung̃usap.

Yumao nang̃ang magkasama ang magama, na magkawangki ng̃ tinataglay na mukha, subali't magkaiba ng̃ isipan. Nagpasiyal sila sa maluang na liwasan ng̃ Earlescourt. Ang parke at ang kaayaayang parang na nababalot at napapalamutihan ng̃ mahinghing simoy ng̃ hang̃in sa taginit, ay parang ng̃uming̃iti sa kanilang paligidligid. Daandaang masasayang ibon na lumilipana sa banayad na pintig ng̃ hang̃in ang nagsasabog ng̃ kawiliwiling mg̃a tinig. Ang tubig sa mg̃a bukal ay walang patid ng̃ pagtulo; ang maririkit na bulaklak ay nakaaaliw sa paniñgin, at nagsasabog sa himpapawid ng̃ matamis na samyo; ng̃uni't ang alin man dito'y walang nagdulot ng̃ anomang pagkabalam sa matahimik na anyo ng̃ dalawang magkaalakbay.

Sa banayad na mg̃a hakbang ay nilisan ang liwasan at pumasok sila sa loob ng̃ parke; inakyat nila ang malalapad na baytang ng̃ isang hagdanang marmol, at pagkatapos nilang madaanan ang mahabang tanggapan at maririkit na salon, ay sumapit sila sa kinadoroonan ng̃ sarisaring mga larawan, na isa sa mg̃a natatang̃i sa Inglaterra.

Doon napipisan halos ang mg̃a larawan ng̃ lahat ng̃ mg̃a bantog na maestro: Si Murillo, Reni, Rafael, Velazquez, Salvador, Coreggio at Tintoreto.

Ang lahat ng̃ lores sa Earlescourt ay nagkaroon ng̃ katang̃itang̃ing pagkaibig sa pintura, kaya't ang bawa't isa sa kanila'y nagpayaman sa gayong kagilagilalas na pook. Sa isa sa mg̃a panig ng̃ pook na nabanggit ay napipisan ang mg̃a larawan ng̃ angkan, Matatandang mangdirigma at magagandang mg̃a dama ay naroong magkakatabi. Anopa't yaong maririkit

na mukhang napipinta na nakahahanga sa matang nagmamasid ay nagpapahayag mandin ng kataasang uri ng mga doo'y napipisan.

—Masdan mo, Reinaldo, ang wika ni Lord Earle na nakapatong sa balikat ng kanyang anak ang isa niyang kamay, iyan ang iyong kanunununuan. Ang iyong pinagbuhatan ay dugong mahal; ang boong Inglaterra ay nakababatid at di maikakaila kailan man. Tingnan mo ang mga larawan ng mga asawang pinili ng ating mga kanunununuan. Hayan si Isabel Earle, na sa pagtatanggol sa kanyang asawang si Haring Carlos ay nakitlan ng tangang hininga; anong pagka. bayani, at ganda niya! Hindi ba tunay? Ngayo'y masdan mo si Alicia na nasa piling ng kanyang minamahal na kasi, na naghain ng buhay sanhi sa pag. liligtas lamang sa kanyang asawa ng nakukulong sa isang bilangguan.

—Naito si Eiena, hindi kagandahan; nguni't nagtataglay ng katangitanging katalinuhan. Di ko na pa. saysayin pa ang lahat, sapagka't sukat na ang iyong namalas upang maunawa mo sa iyong sarili na ang mga hatol ko sa iyo ay pawang tumpak at kabutihan ng iyong karangalan. Hindi ba, Reinaldo?

—Tunay; ang sagot ng boong lumanay.

Di nasiyahan pa si Lord Earle ay inihatid ang kanyang anak sa isang sulok ng pook, na kinalalagyan ng isang malaking kuadro, na ang ibabaw niya'y tinatamaan ng malamlam na tilamsik ng liwanag, na siyang nagbibigay ng anyong animo'y buhay at maligaya ang doo'y nalalarawan. Isang malalim na buntong hininga ang namutawi sa tinig ni Lord Earle.

—Wala ng sino pa man babaye ang makatutulad sa kamahalan at kagandahan ng iyong ina sa mga natira sa kastilyo. Siya ang tanging nagtataglay sa kanyang angkan ng kahilihiling kamahalan, kagandahan at katalinuhan! Ipahintulot mo sa akin, na itanong sa iyo, kung bakit mo inakala na iyang anak ng tanodhalaman ko ay marapatin mong lumagay sa

piling ng̃ iyong ina? Inaaming ko na mabuti at maganda; ng̃uni't, nararapat kaya at nababagay na malahok sa pook na ito?

Sa unang silakbo ng̃ damdamin, ay napauntol si Reinaldo sanhi sa kanyang malaking pagibig; minasdan ang maamong mukha ng̃ nasa sa harap niya, yaong malapad na noo, ang mg̃a mapupulang labi, ang kaayaayang mukha at ng̃ sandali ring yaon ay sumakanyang alaala ang ibang mukhang marikit, mahinhin, at mahihiyain ng̃ isang kagandahang bukid, na lubhang kakaiba sa kanyang namamalas, na animo'y liwanag ng̃ araw na ipinaparis sa liwanag ng̃ buwan. 'Ibig niyang tumugon, ng̃uni't kinapos ng̃ tinig; napagunawa niyang walang sukat paglagyan sa pagitang iyon sa kanyang mahinhing Dora. Ang kanyang ama'y nalumbay ng̃ mamasdan ang pagaalang̃ang napinta sa mukha ng̃ kanyang anak.

—Nakita mo na, Reinaldo, ang pakli ni Lord Earle ang iyong mg̃a isipan ay mabuti kung sasalitin, ng̃uni't kailan ma'y di maisasagawa.

—Ng̃ayon di'y ibig kong sa aki'y ipang̃aku mo na iyo ng̃ lilimutin si Dora at di mo na nanasaing makita. Yumao kang maglakbay sa loob ng̃ dalawang taon, at ng̃ iyong malimutan iyang kagagawan ng̃ iyong kabataan; maipang̃ang̃ako mo baga sa akin, Reinaldo?

—Hindi mangyayari, ama ko, ipinang̃aku ko kay Dora na siya'y aking magiging kapiling. Hindi ko masisira ang aking salita: kahima't anong mangyari'y di ko siya malilimot.

—Tunay, sa ganitong kadahilanan, ang wika ng̃ ama ng̃ boong taas, iyang iyong pang̃ako'y di ka mamapipilit, at di rin makasisira sa iyong dang̃al; at iyang babaing iyan, ay kung may pagiisip, ay di mangyayaring hintaying tuparin mo.

—Siya'y naniwala sa akin; ang wika ni Reinaldo, liban dito'y iniibig ko siya, ama ko.

—Maghintu ka! ang pagalit na sagot, ayokong

muli pang mapakinggan iyang mĝa bagay na iyan. Ang aking pagpipigil ay may kahangganan. Sinasabi ko sa iyo nĝ boong taas, na ayokong pakasal ka kay Dora; kung di ka susunod ay kakamtan mo ang masaklap na parusa.

—At ano ang kaparusahang iyong mamarapatin?

—Isang di mo mangyayaring matiis; kung sa aking mĝa hatol at atas ay di susunod at pipilitin mo ring pakasal sa dalagang iyan, kailan ma'y di kita nanasaing makita pa, ang tahanang ko'y di mapapasa iyo mawawala na sampu nĝ aking pagmamahal at pagibig sa iyo. Daramdaming kong ikaw ay di magmana nĝ aking kayamanan, na sa balang araw ay tatanghalin kang Lord de Earlescourt; nĝuni't kung di ka magbabago niyang iyong kaugalian ay di ka magkakaroon kahi't isang sentimos, samantalang ako'y nabubuhay

—Mayroon akong tatlong daang libra sa taontaon na iniwan sa akin nĝ aking inaama; ang mahinahong pakli ni Reinaldo.

Ang mukha ni Lord Earle ay namutla sa galit.

—Oo, ang tugon, mayroon ka nĝa noon, nĝuni't para guantes mo lamang at tabako ay kulang pa. Subali't, Reinaldo, hindi ko akalaing magsasalita ka nĝ papaganyan; anak ko, kita'y iniibig, ipinagmamalaki ko na ako'y maturing mong isang ama; di baga mangyayaring pawiin mo sa iyong puso iyang mĝa kagagawan nĝ iyong kabataan?

Ang mĝa panĝunĝusap na yaon, ay di halos maipagsaysay, at nĝ mamalas ang ganitong anyo niya nĝ kanyang anak ay dinalaluyan nĝ malaking awa ang kanyang puso sa gayong kahabaghabag na pagdaramdam nĝ kanyang giliw na ama.

—Ipagkaloob mo na ama ko sa akin ang iyong pahintulot, ang samong muli nĝ kanyang anak: akalain mong kita'y iniibig at gayun din iniibig ko si Dora, at hindi ko siya malilimutan kailan man.

—Magtigil ka! ang panĝunĝusap mo'y walang kasaysayan. Dinggin mo ang aking sasabihin na kai-

lan ma'y di magbabago, kahima't anong pagsisisi at pagsamo ang iyong marapatin sa akin. Mamili ka sa dalawa: sa iyong mğa magulang, sa iyong bahay at kayamanan ó sa pagibig diyan sa magandang dalaga na sa mğa ilang araw ay pagsasawaan mo. Piliin mo sa amin. Hlndi kita hinihiñgan nğ anomang pangako yamang itinatanggi mo sa akin. Hindi ako sasalansang sa iyong kagustuhan; ipinaunbaya ko sa iyo ang iyong ibigin. Kung sa bagay ay mangyayari kitang sawayin sa pamamagitan nğ lakas, ñguni't di ko gagawin: Kung susunod ka sa akin ay kakamtan mo ang madlang ligaya, ñguni't kung hindi at pakakasal ka kay Dora, ay kailan ma'y di na tayo magkikita hanggang sa tanang buhay. Sa haharapin ay wala akong anak; hindi ka nababagay sa aking pañgalan. Walang ano pa mang tutol. Ipinauubaya ko sa iyo ang lahat nğ ito, pumili ka nğ iyong minamarapat at ito ang aking wakas na pasya.





# II

ANG kondado nḡ Earlescourt, ay isa sa pinakamatanda sa Inglaterra; ang Senyorio nḡ Earle ay nagsimula nḡ panahong paghahari nḡ mḡa Tudor at tila mandin ang mḡa nagtatag na ito sa kanya'y di nakialam kailan man sa politika at sa digmaan. Ang mḡa istoria nḡ angkan ay naghahayag nḡ mḡa banal na kabuhayan at gayun din nḡ mḡa pangyayaring kahanḡahanḡa. Ang ilan sa mḡa baron ay naging matatapang na kawal, at naging kilabot sa mḡa digmaan at sa kanilang mabubuting kapalaran ay pawang nakaligtas sa madlang kapahamakan Dalawa ó tatlo sa mḡa nabanggit ang nanḡahilig sa politika, nḡuni't pawang nagtamo nḡ mḡa kaligaligan; datapuwa't ang karaniwa'y, ang mḡa baron sa Earle ay pawang mabubuting kabalyero, na nasisiyahan at nabubuhay sa kanilang minanang kayamanan. Ang lahat ay halos naging masisipag sa pagtatatag nḡ mḡa maririkit na "bellas artes". Kaya't ang Earlecourt ay nagtataglay nḡ isang di pangkaraniwang mḡa "pintura", mḡa "estatua" at iba pang arte.

Ang anak ay humahalili sa lagay nḡ ama at siyang nagmamana nḡ titulo at nḡ lupang nasasakupan, kaya't ang nḡayong tinutukoy nitong kasaysayan, na dili iba't ang nagtataglay nḡ pamagat na Ruperto Earle ay siyang bilang panglabingsiyam sa mḡa ba-

rong nabanggit. Siya'y may dalawampung taong gulang ng̃ humalili sa kanyang ama, at siya lamang ang tang̃ing anak na lalaki na may katutubong sipag, talino at kamahalang ugali. Ng̃ sumapit siya sa gulang na dalawamputisa ay nagasawa sa kay Elena Brooklyn, anak na babaye ng̃ isa sa mg̃a mahal sa Gran Bretaña. Si Elena ay isang babaing maalindog, maganda at matalino, na mula pa ng̃ kanyang kabataan ay nahilig na sa pakikisalamuha sa mg̃a piling kapisanan.

Sa ganitong naging giliw ni Lord Earle, ay nagkaroon siya ng̃ di gagaanong pagasa.

Siya'y nagnais na makilahok sa politika; at sa sa ganang kanya'y halos ang lahat ng̃ bagay ay abot ng̃ kanyang kaya. Sa tinataglay niyang karang̃alan ang lahat ay pawang maliit. Ng̃uni't isang kakilakilabot na sakuna ang nangyari: siya'y bumigkas ng̃ isang napakadakilang talumpati sa parlamento, talumpating kailan ma'y di nalimutan ng̃ mg̃a doo'y nakinig, sanhi sa kahang̃ahang̃ang mg̃a nilalaman, at maayos na pagkakahanay, at sino ma'y di nakaimik sa gayung kagalanggalang na tinig at kilos na ipinamalas ng̃ bayaning si Lord Earle.

Matapos maisagawa ang talumpati ni Lord Earle, ay sinumpong ng̃ isang mabigat na sakit na halos ikinabing̃it sa kamatayan. Matapos makipagbaka sa tinataglay na karamdaman ay untiunting gumaling, ng̃uni't ang lahat niyang pagasang manumbalik sa dating gawain ay dagling naparam na sa kanya. Ang mg̃a manggagamot ay nagsabing manyayaring magtagal ang kanyang buhay, kailan pa ma't magiing̃at sa kanyang katawan at mamumuhay ng̃ payapa.

Nang mabatid ni Lord Earle ang ganitong pahayag ng̃ kanyang manggagamot ay tila mandin sa kanyang sarili'y naging mabigat, na kung wariin niya'y animo'y isang nahatulang papatayin.

Ang kanyang giliw na asawa'y walang puknat ng̃ pagaliw at paglibang sa kanya upang manauli ang na-

walang lakas at kaginhawahan. Wala nang ibang ginawa si Elena, kundi ang sa kanya'y pagaalaga. Ang kondado ng Earles ay naging isang mistulang ampunan; ang mga literato, ang artista at iba pang matataas na tao'y walang patid ng pagdalaw kay Lord. Ang lahat niyang pagasa ay ipinaubaya na sa kanyang anak na si Reinaldo, binatang maganda at mahal na kilos, larawang kawangki ng kanyang ama, na tila pinilas na walang natapon kamunti man, maliban lamang sa isang bagay. Siya'y nagtataglay ng mukhang sahon, ang mga paningin niya'y maliwanag at maamo, ang mga labi'y maninipis na nagbabadya ng kanyang mapagmalaking kilos, ang buhok ay mamulamula na nagpapakilala ng kanyang mahal na kaugalian; subali't nagtataglay ng ganitong katangian: Si Lord Earle ay may kaloobang payapa at panatag na sino mang sa kanya'y walang makapipintas sa kanyang mga gawain, sapagka't pawang nasa sa matuwid; subali't si Reinaldo'y kakaiba, may matigas na ugali at walang kapanatagang loob sa anomang gawain.

Bagamang inip na inip ang kalooban ni Lord, upang sumapit ang kapanahunang ikapagsimula ni Reinaldo sa landasin ng pagaaral, ay di naglaon, at dumating din. Ang magmamana ng Earlescourt ay nagsimula nanga ng pagaaral sa Colegio ng Oxford, na pinasukan ng kanyang ama ng unang dako. Doon nga natutuhan ang maraming bagay sa *liberalismo*, na siyang ipinangangamba ng kanyang amang mangyari, sapagka't batid niyang labis ang kalooban ng kanyang giliw na anak, Anoman ang kanyang gawing katuwiran, anomang paghimok ay pawang walang mapagsapit. "Bayaan iyang init ng kabataan at laya ng sarili ay makalipas" ang hatol sa kanya ng kanyang mga kaibigan, yamang batid mo na marahil Milord na sa lahat ng binata ay siyang karaniwan. Kapagdumating na ang panahon na iyang iyong anak ay makilala ang hiwaga ng mundo, ay pilit makararaan sa kanya iyang tinatawag na *liberalismo*.

Sa gayung napakinggan ni Lord Earle ay dagling tumiwasay ang kaloöban. Di na nĝa naglaon, at ang mĝa kilos ni Reinaldo ay nagdulot sa kanya nĝ mad. lang ligaya. Ang kanyang puso'y nalulugod kung makita niyang si Reinaldo'y umaawit nĝ mĝa maririkit na talumpati.

At ikinalulugod din niyang sa tuwi na'y namamalas niya ang pagkamasikap nĝ kanyang anak sa pagaaral, sa kamahalang ugaling tinataglay sa kanyang kapuwa, at pagkamairugin sa lahat.

Tuwi na'y si Lord Earle ay walang inaantay, kundi ang kapisanan nĝ mĝa taong matatalino at magagandang babaye ay siyang maging daan upang ikapagiba nĝ katayuan nĝ kanyang anak sa panahong ki. nakailanĝan.

Nĝuni't isang malaking dusa ang naghari sa puso ni Lord Earle, na kailan ma'y di niya inakalang sasapitin. Si Reinaldo, ang minamahal niyang anak ay umibig at nais na magasawa sa anak na babaye nĝ kanyang tanodhalaman, na ang kagandahang ti. nataglay ay dili iba't yaong natutungkol lamang sa mĝa naroroon sa ilang na lugar nĝ kagubatan.

Si Reinaldo'y maglalabinsiyam na taon nĝ makatapos nĝ kanyang pagaaral sa colegio, at ang kanyang ama'y nagakalang siya'y paglakbayin sa loob nĝ dalawa ó tatlong taon sa ibang lupain. Hindi niya mangyaring masamahan; nĝuni't inisip niyang di na kailanĝan ang anomang alaga; sapagka't inakala niyang ang kanyang anak ay may sapat na talino at kabaitan upang magpasimula sa mĝa unang hakbang nĝ kabuhayan sa kanyang magisa. Sa paaralan niyang pinasukan ay nagkamit siya nĝ maraming gantingpala; ang lahat ay humuhula sa maningning at mabuti niyang sasapitin sa haharaping panahon. Ang mĝa hulang ito'y natupad sanang lahat, kung di sa isang mahiwagang pangyayari na siyang nagbigay sa kondado nĝ kadiliman, tulad sa isang ulap na bumalot sa maaliwalas na lanĝit.

Si Lord Earle at ang kanyang asawang si Elena ay naparoong dumalaw sa kanilang matagal nĝ kaibigang si Hugh Charteris sa Greenoke. Sa kanilang akala na si Reinaldo ay di darating sa bahay, kundi hanggang sa makaraan ang ikatlong linggo nĝ Hunyo, ay kanilang pinaunlakan ang anyaya sa kanila nĝ ginoong Hugh at ipinanĝako nilang magtitira doon hanggang sa makaraan ang unang linggo nĝ buwan. Nĝuni't si Reinaldo ay nagiba nĝ kanyang panukala; ang gayong pagdalaw na kanyang gagawin ay hindi niya lubhang ibig, kaya't ang ginawa'y umuwi sa Earlescourt, makaraan ang dalawang araw nĝ pagalis nĝ kanyang mĝa magulang. Nagpadala nĝ si Lord sa kanya nĝ sulat na inaanyayahan siyang makipisan sa kanila sa Greenoke.

Nĝuni't tinanggihan niya at kanyang dinahilang siya'y pagod na pagod sanhi sa kanyang mĝa nakalipas na pagaaral at ibig naman niyang magpahinĝang sandali.

Yamang batid nĝ ama na ang kanyang anak ay lipos nĝ madlang gawain sa pagaaral, kaya't di na niya pinilit. Nĝ makaraan ang ilang taon ay saka siya nagsisi, na kung bakit di niya pinilit ang kanyang anak na pumaroon sa Greenoke. Ganito ang nangyari, si Reinaldo Earle ay matapos mawakasan ang kanyang karera, at tamuhin niya ang maningning na pagasa sa haharapin ay ninais niyang magliwaliw sa Earlescourt sa loob nĝ dalawang linggo.

Siya'y maligaya nĝ unang araw nĝ kanyang pagdating. Tinunĝo niya kaagad ang mĝa kabayo, dinalaw niya ang mĝa kinalalagyan nĝ mĝa aso, na ikinatuwa sa puso nĝ doo'y nagaalaga, nĝ makita na ang binatang iyon ay marunong magpahalaga sa mĝa may kapakanang bagay; namangka sa lago, naglarong magisa nĝ bilyar, kumain sa mahabang dulang, bumasa nĝ tatlong kapitulo nĝ nauukol sa *liberalismo,* pagkatapos ay isinunod ang apat na nobela at saka natulog nĝ boong

kasiyahan sa boong maghapong yaon; nguni't di niya nababatid ang muling gagawin niya sa kina bukasan.

Isang marikit na araw ng buwan ng Hunyo, na kahit kamunti mang ulap ay di nakikita sa itaas ng langit, ang araw ay sumisikat ng boong ningning at ang katalagahan ay nagdudulot ng anyong kaakitakit na di ikapangyaring lumagi ng sino man sa kanyang tahanan. Sa labas ay pawang halamanan, ang simoy ng hangin ay tila manding nanginginig sa tinig ng mga ibon. Ang mga paroparo at mga dapo ay ibinubuka ang kanilang mga ginintuang pakpak upang sumagap ng mababangong samyo ng mga bulaklak

Si Reinaldo ay nagpapasyal sa niluangluang ng halamanan, sa bawa't hakbang niya'y natatalisod ang mga bukong kulay ginto ng ebano na nahuhulog sa kanyang mga paa, kaya't sa ganitong pangyayari'y siya'y umupo sa ilalim ng isang malaking akasiya. Ang init ng araw ay napakalabis, kaya't si Reinaldo ay nagnasang kumain ng ilang presas. Minsang sandaling siya'y natigilan at naisip niya, na kung alin ang mabuti niyang gawin, siya'y umuwi ng bahay at humingi sa kanyang mga utusan ó siya ang tumungo sa bakuran upang pumitas.

Anong hiwaga ang sa kanya'y nagdala sa pook na iyon, ng umagang yaon ng Hunyo, na halos manding pagibig at ligaya ang doo'y nakikintal, na siyang naging pinto ng kanyang napagsapit na kapalaran.



# III

ANG mg̃a pananim na presas sa Earlescourt ay napakasagana. Mula pa sa malayung agwat ay inabot na ng̃ titig ni Reinaldo sa pagitan ng̃ mg̃a lungtiang kaparang̃an ang isang dalagang nakaluhod at namimitas ng̃ bung̃ang hinog, na boong ing̃at na isinisilid sa isang malaking bakol na nasasapnan ang loob ng̃ mg̃a dahong sariwa, at kanyang nilapitan ng̃ walang anomang pagkabalam.

—Ninanais ko sana ang ilang presas; ang winika sa dalaga ng̃ boong lumanay, at ng̃ sandali ring yao'y itinaas nito ang mukha, upang masdan ang sa kanya'y kumakausap; si Reinaldo'y dagling naakit ang puso at sa kanyang pagkamasid sa mukhang maalindog ay di na nangyaring limutin pa sa gunita. Di sinasadyang napugay noon din ang kanyang sombrero bilang pagbibigay galang sa kabataan at nakasisilaw na kagandahan ng̃ dalaga.

—Sa kang̃ino ang bung̃ang iyan na iyong tinitipon? ang tanong na parang napipilitan upang mahulaan lamang kung sino siya at kung saan buhat.

Dagling tumindig ang dalaga at nagbigay ng̃ mahinhin at mahinusay na galang.

—Para sa aking pang̃inoong babaye, ginoo, ang tugon; anopa't ang kanyang tinig ay mataginting at malinaw na kapara ng̃ isang kampana sa arhentina.

—Kung gayo'y mangyayari ko bagang makilala kung sino ka? ang patuloy ni Reinaldo.

—Ako'y si Dora Thorne, anak na babaye ng̃ tanod-halaman.

—At ano't kailan ma'y di kita nakita sa pook na ito mula pa ng̃ mg̃a unang sandali?

—Sapagka't ako'y doon laging tumitira sa aking ali, sa Dale. Noon lamang taong nakaraan ako umuwi ng̃ bahay.

—Ng̃ayo'y nababatid ko na. Mamarapatin mo bagang ako'y pagkalooban ng̃ ilan niyang presas? Tila manding lubhang hinog at masarap.

Ng̃ mawika ito'y umupo sa isa sa mg̃a naroroong bangko sa halamanan at kanyang pinagmasdang mabuti.

Yaong napakaselang at mapuputing daliri'y naghahandog ng̃ isang anyong napakarikit sa pagitan ng̃ mg̃a pinaglapat na lungtiang dahon; pinuno na ng̃a ng̃ mg̃a bung̃ang hinog at saka inihandog kay Reinaldo, na sa ganitong kaparaana'y minsan siyang nagkamit ng̃ panahong mamalas niya sa harapharapan, at yaong isang sulyap na kanyang tinamo'y naging dahilan ng̃ nagulong puso sa pagliyag.

Si Dora'y hindi maiibibilang sa isang kagandahang bukod at tang̃i sa kaisipan; ng̃uni't gayun ma'y ang kanyang pagmumukha'y mahinhin at malambot na mangyayaring itulad sa isang buko ng̃ rosa na bagong namumukadkad sa init ng̃ araw; nagtataglay ng̃ marikit at mapulang mg̃a labi, maliliit na ng̃ipin na nahahawig sa mapuputing perlas, malalaking matang kulay kastanyas, na nababakod ng̃ mahahabang pilikmata; ang buhok ay mang̃itimng̃itim, malambot at malago. Ang lahat ng̃ tinataglay niyang kagandahan ay nakahang̃a kay Reinaldo Earle.

Nararapat na maging pili at dakila ang saad niyang inaabot ang bakol sa kanyang mg̃a kamay. Magpahing̃alay ka munang sandali, sapagka't ikaw ay dapat na mapagod sa kainitang ito ng̃ araw na sumisikat sa ibabaw ng̃ iyong ulo. Maupo ka dito

sa ilalim nitong punong mansano.

Samantalang sinasabi niya ang ganitong pangungusap ay minamalas niya ang pamumulang dumadaloy sa mga pisnging matambok ng kausap. Nikahi't minsa'y di nagtataglay ng kapaguran, ang tugong kasabay ang taas ng mga mata upang magmalas. Siya'y hindi pa nakakikita kailan man ng napakaganda at mahal na babaye; nguni't sa kanya'y wala ng katulad at kasingganda ang binibining ito. Samantalang kanyang minamasdan, ay lalong nabibihag ang kanyang kalooban. Di siya nagtataglay ng mataas na kagandahan, ang kanyang tikas ay di gaanong kakinisan, subali't sino ang makapaparis diyan sa mahinhin at kahilihiling gandang kaparangan?

Ang magmamana ng Earlescourt ay naupo, nagpapamalas siya ng animo'y nasasarapan sa mga presas; nguni't ang katotohana'y siya'y nahaharga ng pagmamasid sa dalagang nasa sa kanyang harap. Ang dalaga'y di mang gumagalaw at umiimik. Sa ilalim ng mga sanga ng mansano na nasisilayan ng mga tilamsik ng araw, ay tila manding napipinta ang isang marikit na larawan na di maiwan ng kanyang mga mata.

Ang lahat ng ito'y pawang nakabibihag sa kalooban; nguni't napakasamang pangyayari, si Reinaldo'y di nararapat sanang magsalita sa anak na babaye ng tanodhalaman ng kanyang ama, at gayun din naman si Dora, ay di ring dapat umimik. Nguni't paano ang gagawin, kapuwa sila kabataan, sa kanilang mga puso'y laging bumabaka ang maningas na pagibig.

—Dora, ang saad ni Reinaldong naglilibang. Anong dikit na pangalan! Anong inam ng iyong pagkaupo! Naglalaman man din ang lahat ng iyan ng isang hiwaga!

Siya'y nangiting masaya ng marinig ang mga pangungusap na ito; at di nagidlap at itinaas ang kanyang maririkit na mata, bago muling binawi.

—Nabasa mo baga ang mg̃a tula ni Tennyson, Dora?

—Hindi; ang tugon niya, wala akong lubos na panahon upang mabasa.

—Sasaysaying ko sa iyo ang isa, ang wika ng̃ boong pagmamahal.

—Mulang aking mabasa ay napinta na sa aking diwa ang aking si Dorang mithi, at ikaw ang siyang gaganap ng̃ mg̃a libolibong kababalaghan.

Hindi mawatasan ng̃ kausap ang ibig sabihin niya, ng̃uni't ng̃ pasimulang bigkasin ang mg̃a matatamis na tula, ay natilihan mandin at naakit ang sa dalagang diwa at pagkukuro; nagsimula nang̃ang namanaag sa kanyang panin̈gin ang pananim na trigo, ang mg̃a ginintuang uhay, ang marikit na anyo at ang mapagkandili niyang ina. Ng̃ mawakasan ni Reinaldo ang kanyang pagbibigkas, ay nakita niya na ang mg̃a kamay ay nagkakadaop at isang damdamin ang nalarawan sa mukha.

—Nasiyahang'ka ba? ang tanong ng̃ boong galak.

Napakalabis na lubha ang naging kasiyahang ko. Ah, marahil ang may gawa ng̃ mg̃a tulang iya'y isang maalam at dakilang tao.

Ang ganitong pagkamanghang di pangkaraniwang ipinamalas ng̃ dalaga ay nakaligaya sa puso ng̃ binata. Bumigkas na muli ng̃ iba na pinakinggan naman na taglay ang malaking panggigilalas. Ni ang init ng̃ araw, ni ang simoy sa kanluran ay nagbala ng̃ ano pa man sa magmamana ng̃ Earlescourt, sa gayung katan̈gitan̈ging tungkuling ginaganap sa mg̃a sandaling yaon. Walang sino pa mang naghahari sa kanyang gunamgunam kundi ang kariktan at nakaaakit na anyo ng̃ nasa sa kanyang piling. Di kaginsaginsa'y dagling napakinggang naglagos sa pagitan niyong mayayabong na punong kahoy ang isang tunog ng̃ malaking kampana ng̃ kastilyo. Nagtindig kapagkaraka si Dora.

—A la una na! ang wika, paanong gagawin ko? Si senyora Morton ay kagagalitan ako.

—Kagagalitang ka? ang pakli ni Reinaldo, na parang isang naaalimpungatan sa malalim na pagkakahimbing. Magagalit sa iyo! At bakit?

—Sapagka't inaantay ang mga presas, ang pasubali ng mahihiyaing si Dora, at ang aking bakol ay hindi pa mang nagkakalahati.

—Tutulungan kita, ani Reinaldo.

Ang magmamana ng Earlescourt ay nakaluhod sa piling ni Dora, at nagpupulot ng mga presas at kaya't walang isang minuto ay napuno ang taang lalagyan.

—Tumakbo ka na, ang wika ni Reinaldo, ngayo'y wala ka ng sukat ikatakot sa kay Senyora Morton. Sa banta ko'y malilimutan mo na yaring pook na ito, at sa iyong pagyao'y di ka na muling babalik.

—Ako... ibig ko sanang magpaiwan, ang saad ni Dora ng boong pagtatapat; nguni't mayroon akong maraming gagawin.

—Pariritu ka baga bukas?

—Oo; sa boong linggong ito'y ako'y mamimitas ng mga presas para sa aking panginoong babaye.

—Paalam, ikagagalak kong kita'y muling makita. Iniabot ni Reinaldo ang kanyang kamay at ang nanginginig na mga daliri ni Dora ay noon di'y kanyang tinabnan. Kung inibig ni Reinaldo na, ng mga sandaling yao'y yakapin siya at sabihing siya'y iniibig ay di maikakait marahil; nguni't di isinagawa taglay ng kanyang kimkim na karangalan. Matapos bitiwan niya ang mapuputing daliri ni Dora, ito'y yumao ng nagdudumali.

Sa loob ng mga ilang sandali'y napako ang kanyang paningin doon sa marikit na pangangatawan ng yumao, hanggang sa naparam na sa kanyang mga mata.

Sa lugar na isipin niya ang nagawa niyang yao'y

pawang isang kaululan ng umagang yaon, at isang tungkulin niyang limutin ang lahat na natutungkol sa dalagang nabanggit, ay nagsindi siya ng isang tabako at nagsimulang mangarap, doon sa kaayaayang mukhang sa kanya'y bumihag.

Nadala na ni Dora sa kay senyora Morton ang bunga, at di nagtamo ng anomang parusa; kaya't madaling umuwi ng bahay at tinapos ang kanyang gawain.

Ng siya'y umuwi ay kanyang tinahak yaong parke. Yaong kaya ang landas na kanyang tinahak kaninang umaga? Anong katuwaan at ligaya ang nalalarawan mandin sa bawa't punong kahoy at dahong doo'y namamalas niya?

Ang bughaw na langit ay para manding ngumingiti, ang bawa't bulaklak, ang bawa't kanta ng mga ibon, ay nagbabala sa kanya ng madlang hiwaga. Ang kanyang puso'y tuwi na'y tumitibok, ang kanyang mukha'y nakikintalan manding ng isang di pangkaraniwang pamumula at ang kanyang malalaki at maririkit na mata'y nagkikislap na animo'y isang bagong ilaw. Ano kaya ang kahulugan ng lahat ng ito? Napahintu siya sa tabi ng isang sapa at umupo sa ibabaw ng isang bangko na nasa pagitan ng mga biyoleta.

Ang takbo ng tubig ay kumakanta pa mandin ng nauukol sa pagibig at kabataan, sa kariktan at kaligayahan; sa mabanayad na dagisdis ng tubig ay sumaalaala niya yaong tinig na nakarating sa kanyang mga pandinig at umakit sa kanyang puso. Mangyayari kaya niyang limutin yaong magandang mukhang tuwina'y naghahandog sa kanya ng di mailarawang mga ngiti?

Yaong magandang binata, na may wastong bait at karangalan, ay binihag ang kanyang puso sa gawang pagibig.

Sa tabi ng sapa'y si Dora ay nangangarap mandin, anya'y muli ko siyang makikita; kailan ma'y di sumagi sa kanyang gunita ang isang pagaalangang di

niya makaulayaw na muli. Bukas ang araw ay sisikat, ang mĝa ibon ay magsasabog sa himpapawid nĝ kawiliwili nilang tinig at si Dora ay muling liligaya.

Di mapagisip ni Dora kung paano nakaraan ang araw na yaon. Ang butihing ina'y minamasdan ang kanyang anak na babaye at nagbuntonghininĝa nĝ sumaisip niya, na yaong matamis at maamong mukha'y di na magtatagal at mangyayaring agawin nĝ kapalaran.

Ang unang hakbang ni Dora ay lubhang makahulugan. Tinunĝo niya kapagkaraka ang kanyang silid bago isinara ang pinto; inilagay niyang dagli ang isang maliit na salamin sa nasisilayan nĝ liwanag at pinasimulan niyang siyasatin ang kanyang pagmumukha. Minimithi niyang makita kung bakit gayun na lamang ang pagkahanĝa sa kanya ni Reinaldo Earle; matagal siyang nagbubulaybulay ukol sa bagong lakas na kanyang napansin sa sarili niya; ipinatong niya ang salamin sa ibabaw nĝ isang mesa at mahinahong umupo upang pagaaralan at usisain ang tinataglay niyang dikit. Nakita niyang siya'y maganda; ang kanyang kulay ay nahahawig sa mamulamulang kulay nĝ isang bulaklak; ang kanyang mĝa labi'y mapupula at kalugodlugod; ang mĝa mata niyang malamlam na nababakod nĝ malago at mahahabang pilikmata ay nagbabadya nĝ animo'y isang hiwaga, at ang bigwas nĝ kanyang panĝanĝatawan at pagmumukha'y nagpapahayag nĝ isang mahinhing kaugalian; subali't dahop lamang sa katalinuhan at madlang layaw.

Si Dora'y natigilan sa malaking pagaalanĝan. Kailan ma'y di sumaisip niya ang natutungkol sa kanyang pagkatao. Siya'y lumaki sa aruga nĝ mabubuti at mangmang na tao, ang mayamang wika nĝ lahi'y di niya natatalos, anopa't nĝ mĝa sandaling yao'y walang naghari sa kanyang gunita kundi ang isang katuwaan na di sukat maipagsaysay nĝ alinmang matabil na dila, nĝ mapagwari niyang mabuti ang tinataglay niyang kagandahan.

Nakaraan ang maghapon. Di man naramdaman ni Dora; palibhasa'y walang nasa sa isip kundi ang lumipas na umaga at sa darating na kinabukasan; anopa't si Reinaldo, ay kaisa rin niyang nagiisip at nañgañgarap tuwi na sa kanya at halos walang kapalagyan ng̃ sariling bait.

Sumapit ang kinabukasan, ang mayumi at matatakuting si Dora ay nagpasimula na sa kanyang karaniwang mg̃a gawain; muling ang maliliit at mapuputi niyang daliri ay namook sa pagitan ng̃ mg̃a dahon upang manguha ng̃ mapupulang presas. Pamayamiya ng̃ kaunti'y naramdaman ni Dora na siya'y dumarating. Samantalang si Reinaldo'y lumalapit ang kula'y ng̃ kanyang mg̃a pisng̃i ay lalung namumula.

Magandang araw sa iyo Dora, ang saad, ng̃ayo'y lalu kang numiningning na katulad ng̃ araw at napakagandang kaisa ng̃ mg̃a bulaklak. Ilagay mo sa isang tabi iyang luwelang; ako'y maytaglay na isang aklat ng̃ mg̃a tula at ang adhika ko,y ipabasa sa iyo ang ilan sa kanila. At pagkatapos ay saka kita tutulung̃an sa iyong gawain.

Si Dora'y di tumutol sa gayung mungkahi, umupo at sa mg̃a ilang sandali'y silang dalawa'y kapuwa manding sumapit sa isang mundo ng̃ kaligayahan. Pinasimulan ni Reinaldong basahin ng̃ walang humpay, ang aklat na taglay at maminsanminsang tinatapunan niya ng̃ isang mahiwagang ting̃in ang kanyang marikit na kaalakbay. Di nauunawa ni Dora ang lahat ng̃ kay Reinaldong binabasa; subali't yaong namumutawing tinig ay napakatamis at kawiliwili sa kanya, na katulad ng̃ isang tugtuging kailan ma'y di pa niya nadidinig̃ig. Sa wakas ay isinara ni Reinaldo ang binabasang aklat at sinimulan niyang hulaan man din ang mg̃a kaisipang naghahari sa diwa ng̃ kanyang mahinhing kasama. Pinagsabihan niya ng̃ kasalukuyan niyang kabuhayan, ng̃ kanyang mg̃a gawain, at ng̃ kanyang mg̃a paglilibang at mg̃a kaibigang babaye. Samantalang kanyang kinakaulayaw ay

lalung naguulol ang tinataglay niyang panggigilalas; tunay nga na ang kanyang kaisipa'y di matalino, gayundin ang kanyang pagkukuro, nguni't ang pagibig at paghanga na dinadanas ni Reinaldo dahil sa kanyang kagandahan ay tila manding isang himala.

Para manding nababatid niyang lahat ang lihim na tinataglay ng mga punong kahoy at mga bulaklak na doo'y nagkakapisan; ang inga'y ng mga dahon kung iwinawagayway ng hangin, ang mga simoy na nagbubuhat sa kanluran, ang katahimikan ng mga malalaking bukirin, at ang mga pagiibaiba ng kulay ng langit sa tagaraw ay nagdudulot sa kanya ng malaking katuwaan. Diyan sa mahal niyang mga labi ay namumulas ang maririkit na pangungusap na naglalaman ng maririkit na kaisipan. Liban diya'y wala na siyang kaya. Kailan ma'y di siya nakakita ng mga pintura, ó nakabasa ng mga aklat, ó nakababatid ng maririkit na gawain; siya'y di nagaral sa alin mang paaralan; nguni't sa kaibuturan ng kanyang puso'y nakikintal ang isang malaking pagibig.

Minsan sandaling nakalimot si Dora sa kanyang pagkamatatakutin, at ng si Reinaldo'y magbigkas ng isang pangungusap na nakatatawa, ay siya'y tumawa na bilang naging katugunan, ianong taginting at sarap ng tawang yaon! nahahawig man din sa tunog ng isang maliit na kampanang pilak. Anopa't sa gitna ng mga pangangarap ni Reinaldo Earle ng gabing yaon ng kanyang pagtulog ay pinakikinggan mandin ang mataginting na tawa ng dalaga.



## IV

TUWING umaga ang binatang magmamana ng̃ Earscourt ay nagpapasyal sa masayang parang na pinamimitasan ni Dora ng̃ mg̃a presas. Habang lumilipas ang mg̃a panahon ay untiunting napapawi sa kay Dora ang ugaling pagkamahihiyain at pagkamailap, nakikipagtawanan na at nakikipagusap sa kanya ng̃ katulad man din ng̃ sa kanyang kapatid. Ang kalooban ni Reinaldo ay malabis na nasisiyahan sa nalinis at dalisay na pagibig ng̃ dalagang iyan. Siya'y natutuwa sa tuwing mamamalas niya ang pamumula ng̃ mg̃a pisng̃i at ang bahagyang galaw ng̃ mg̃a labi kapag nararamdaman na ang kanyang pagdating. Natutuwa siya kung kanyang namamasdan ang kisap ng̃ maririkit na mata kung ipinipikit, at gayon din kung itinataas upang siya'y salubung̃in ng̃ isang malumanay na sulyap.

Untiunting sa kanyang puso'y nagugat ang gayung kababalaghan. Ng̃ mg̃a unang sandali'y wala siyang iniisip kundi ang maglibanglibang lamang upang magparaan ng̃ katuwaan; pagkatapos ay hinang̃a si Dora at minagaling niyang basahan ng̃ ilang tula; sapagka't inakala niyang ang gayu'y isang kilos ng̃ kabutihang loob; ng̃uni't lalong nagtatagal at dumaraan ang mg̃a araw, ay lumalaki naman at naguulol sa kanyang puso ang isang pagkahalina sa dalagang iyan; kaya ng̃a't sa wakas ay sinimulan niyang ibigin at to ng̃a ang kanyang unang pagibig.

Tatlong araw na lamang ang kulang upang umuwi ang mg̃a magulang ni Reinaldo, ng̃ si G. Enrique Laurence sa kastilyo ng̃ Holtham ay inanyayahan sila upang doo'y magdaang isang araw sa kanya; at sapagka't wala silang sukat na madahilan kaya't hindi natanggihan ang gayung anyaya.

—Bukas ay di kita magkikita Dora, ako'y mawawala sa loob ng̃ maghapon dito. Tiningnan siya ng̃ boong panggigilalas ng̃ dalaga. Sa boong maghapon ay di magkikita!

Sa ganitong pangyayari ay naghari sa kanya ang isang malaking dusa at damdamin, at sumaisip niya na itong maririkit na araw ay natapos na; dumating na ang sandali ng̃ sa kanya'y di na pagkakita kailan man. Yaong maganda at kaakitakit na mukha niya'y biglang namutla, at isang madilim na anino ang tumakip sa ningning ng̃ kanyang malalaking mata.

—Ano ang nangyayari sa iyo Dora? ang wika ni Reinaldo. Bakit ka nanggigilalas na lubha?

Ang tang̃ing katugunan niya'y inilingon ang mukha sa kabilang panig.

Tinabnan ng̃a kapagkaraka ni Reinaldo ang mg̃a kamay niya.

—Nalulungkot ka sapagka't ako'y aalis sa boong maghapon? ang tanong niya. Ng̃uni't sa malaking pagdaramdam ng̃ dalaga ay di niya inantay pa ang siya'y tugunin. Di kita lilimuting di dalawin, ang dugtong na sabi, at di'ko ring pararaanin ang isang araw na di kita silayang titig.

At pagkatapos? ang wikang malumanay ni Dora, bago itinaas ang kanyang mg̃a matang tigmak ng̃ mg̃a luhn.

Nagulo ang kalooban ni Reinaldo sa gayung namalas niya. Tunay ng̃ang hindi lagi ng̃ may presas, ni palaging tagaraw. Ang kanyang ama'y di na maglalao't uuwi at siya nama'y yayao rin. Saan patutung̃o si Dora pagkatapos? Kung kanyang madilidili ang ganito'y sinasagian ang kanyang puso ng̃ mala-

king lungkot; sapagka't bukod sa kakaunting panahon pa lamang niyang nakikilala ang dalagang iyan sa pamamagitan ng̃ isang kahimahimalang pangyayari, ay naging kabiyak na ng̃ kanyang dibdib. Kahi't minsan man lamang ay di niya minarapat na di makita at pakinggan ang matamis na tinig ng̃ kanyang mg̃a pang̃ung̃usap. Pagkatapos ng̃ ganito niyang pagkukuro ay namalagi siya sa pagaalang̃anin at di niya halos masunduan ang kanyang sukat gawin.

—Hindi mo baga matitiis na ako'y iyong di makita, Dora?

—Hindi, ang tugon; at pagkawika'y tumulo sa kanyang mg̃a mata ang mg̃a luha.

Kaawaawang Reinaldo, kung siya'y naghunusdiling maigi, ay nararapat sana siyang umalis at lisanin ang gayung kalagayan, ng̃uni't hindi, at itinung̃o pa ang kanyang ulo sa ibabaw ng̃ sa kanyang kaulayaw at saka hinagkan ang mg̃a luhang tumutulo sa mg̃a mata.

Hinagkang muli yáong namumulang pisng̃i; at pagkatapos ay hinawakan sa mg̃a bisig.

—Huwag ka ng̃ malumbay, Dora, ang ibinulong sa kanya; kailan ma'y 'di na tayo magkakahiwalay. Iniibig kita at ikaw ang aking magiging kasi.

—Magiging kasi! ang pakli ni Dorang kasabay ang isang ting̃ig nagbabala mandin. Ah! hindi; kayo po ay kaibigibig at napakabuti, at iyan ay hindi mangyayari.

—At bakit hindi?

Sapagka't kayo po ay nagtataglay ng̃ napakataas na katayuan kay sa akin. Ako at ang aking mg̃a magulang ay pawang mg̃a lingkod lamang ninyo; kaya't kinakailang̃ang pagaralang limuting kayo, at manatiling magtiis na lamang yaring puso sa pagdurusa.

—Huwag mo na sanang maulit Dora ang mg̃a pang̃ung̃usap na iyan, ang dagling sabi na taglay sa mukha ang isang di sukat mailarawang pagkabigla. Ikaw ay katulad ng̃ isang reyna na nasa sa trono; ikaw

ay maganda at banal, mahinhin at mabuti, kaya't ano ang kakailañganin pa upang maging isang reyna.

Ang isang reyna'y maraming nalalaman, ang pakli ni Dora, at saka nagbuntong hiniñga, at ako'y walang nalalamang anoman.

—Kung gayo'y kita'y tuturuan, ang karakarakang sulit ni Reinaldo, datapwa't hindi, Dora, ikaw ay maalam na mabuti. Ikaw ay nagtataglay ng napakaririkit na kaisipan, at alam mong ipagbadya iyan sa pamamagitan ng maiinam na salita. Huwag ka sanang malaking loob; sabihin mo sa aking ako'y iyong iniibig at kita'y magiging kasi. Dora ko, kita'y iniibig, huwag mo akong habagin!

—Hindi kita hahabagin anoman ang kasapitan dito sa ibabaw ng lupa; kung ninanasa mong kita'y ibigin... Oh! batid mong labis na pinipintuho kita, kung ninanasa mong ako'y lumayo sa iyong piling, ay gagawing ko anoman ang kahinatnan...

Ñguni't di pa niya naipagsasaysay ay umaagos na sa kanyang mga mata ang bagong mga luha. Siya'y napakahalindog sa pagitan ng dusa at kaligayahan, ang kanyang kalooba'y tigib mandin ng madlang kaligayahan sa lubos na pagasa.

—Pinakaiibig kong Dora, umaasa ako na ako'y iyong iniibig. Ang iyong mga mata ang siyang sa aki'y nagsasabi, bagamang ang mga labi mo'y di pinamumulasan ng lubos na pagtatapat. Ibig mo bagang ikaw ay aking maging kasi? Ako'y di mangyayari mabuhay kung wala ka.

—Anong inam na kuwadro noon! ang sabing nagwawalang bahala at anyong naglilibang.

Nabulaan pa mandin ni Reinaldo ang ibig ipabayag niya, kaya't inilapit kapagdaka ang kanyang taiñga upang madinig yaong halos di maramdamang tinig na "Oo."

—Huwag mo sanang kalilimutan kailan man iyang iyong pagkakatiwala sa akin? ang wika ni Reinaldo

ng̃ boong pagmamalaki. Datapuwa't siya.y tumugon at nagwika ng̃ ganito:

—At ano kaya ang sasabihin ng̃ inyong ama? Si Reinaldo'y muli na namang napagulat at nagiklahanan sa ganitong tanong.

Ang aking ama'y walang anomang masasabi, ako'y may sapat ng̃ gulang upang makagawa ng̃ ibigin, at tayo'y naririto sa isang bayang malaya. Ipakikilala kita sa kanya, at sasabihing kong ipinang̃aku mo sa aking kita'y magiging kasi. Kaya't pahid na iyang mg̃a luha mo, tang̃ing sinta ko. Wala na tayong sukat isipin kundi ang lumagay sa kasayahan.

At ganitu ng̃a ang kanyang paniwala, Wala siyang iniisip na ano pa man, maliban sa kay Dora; ang magandang mukha nito, ang mg̃a mahinhing kilos, at tapat na pagibig ay sukat na upang kanyang maging kapiling hanggang nabubuhay. Anopa't, bagamang siya'y nasisiyahan at naliligayahan ang kanyang puso, subali't maminsanminsa'y sumasagi sa kanyang kalooban ang isang pagaagamagam. May sandaling kung siya'y nagiisip ay minsan lamang siyang mapagulangtang at nagaalaala siya sa wakas na magiging pasya ng̃ kanyang ama; lagi niyang iniisip ang mg̃a pang̃ung̃usap na dapat niyang gamitin sa harap ng̃ giliw niyang ama upang pahinuhod sa kanyang adhika.

Nakaraan ang apat na araw sa katulinan ng̃ isang maalindog na pang̃arap. Ang dalawang magkasintaha'y magkaulayaw sa parke, sa tabi ng̃ ilog at sa mg̃a luntiang kaparang̃an na tinutubuan ng̃ kaayaayang mg̃a halaman. Doon sa laot ng̃ pagiisa'y wala silang pinaguusapan kundi liban sa isang bagay lamang... sa kanilang pagiibigan. Si Reinaldo'y di nagsawa kailan man ng̃ paghang̃a sa kagandahan ni Dora; at ito nama'y di rin napapagod ng̃ pagulit sa kay Reinaldo ng̃ tinataglay niyang kamahalan at kagandahang ugali at gayun din ng̃ katiniñgan ng̃ kanyang pagsinta.

Si Lord Earle ay sumulat na sinasasabing siya'y darating sa Huebes ng̃ hapon at kasama niya ang

ilang mg̃a kaibigan.

—Hindi ako magkakaroon ng̃ panahong makausap na nagiisa ang aking ama sa ng̃ayon, ang wika ni Reinaldo, kaya, Dora ko, nararapat nating ing̃atan ang ating lihim. Kinakailang̃ang huwag mong ipagtatapat sa iyong ama at magsasalita ng̃ anoman hanggang hindi ako nakapagsasabing mauna sa ama ko.

Nagkaisa silang dalawa na ing̃atan ang lihim hanggang si Milord ay magisa na lamang at lisanin na ng̃ kanyang kaalakbay na mg̃a kaibigan. Gayon din, kanilang pinagkaisahang ayusin ang paraan ng̃ kanilang pagkikitang makalawang beses; sa umagang umaga kapag ang hamog ay napakikita sa ibabaw ng̃ mg̃a dahon, at sa hapon, kung ang kastilyo ay nagsasabog na ng̃ kasayahan.

Si Reinaldo mandi'y nagkasala, ng̃ di niya maalaman kung paano, ó kung bakit ang kanyang ama'y nahahabag sa kanya sa dalawang linggong nakaraan ng̃ pagiisa niya. Nagiisa! siya'y hindi nagaakala ng̃ papagayon; napakadali ng̃a para sa kanya ang mg̃a panahong yaon na nakaraan. Gaanong bagay ang naisip ni Relnaldo sa gayung kaikling panahon!

Lubhang kakaunting panahon lamang ang natitira upang ipagtapat ang kanyang lihim kay Milord.

Ang mg̃a taong nagsadya sa Earlescourt, ay pawang matataas at mahal na kaibigan ni Lord Earle.

Si senyora Elena ay napansin ang munting kabaguhang kilos ng̃ kanyang anak na lalaki. Tila mandin sa akala niyang matagal na panahong di nagtira sa loob ng̃ bahay. Inusisa niya ng̃ nauukol sa bagay na ito, ipinalagay niya na marahil ay nahihilig sa pagaaral ng̃ "botanica", sapagka't sa umaga't hapon ay walang pahing̃a ng̃ kapapasyal sa parke. Gayun din, nagulat siya ng̃ kanyang mamasdan ang pamumula ng̃ mukha, ng̃uni't sa wakas ay nabatid niyang lahat ang pinagbubuhatan ng gayung mg̃a pangyayari.

Marahil ay kung sinunod ni Reinaldo ng̃ mg̃a panahong yaon ang kanyang sarili ukol sa kanyan g ini

ibig na si Dora, sana'y madaling natuklasan ang kanyang pagkakamali at walang anomang kapinsalaang mangyayari; nguni't yaong natutungkol sa mga pagaba, sa kay Reinaldo'y isa mandin kaligayahan na di sukat maipagsaysay. Sa sandasandaling pagtatagpo nila ay doon lamang nagkakapanahon si Reinaldo upang maisaisip ang pagibig niya kay Dora. Kailan ma'y di niya nahalata ang anomang kapintasang maiuukol sa kanyang sinta; siya'y laging humahanga sa ganda at katamisang ugali, ang magiliwing puso at malinis na pagibig ni Dora ay katulad man din ng isang hiyas na ginto na di kumukupas kahima't sa simuy ng hangin. Kaya nga't dahil dito'y kanilang tinungo ang wakas ng kanilang kapalaran.

Arawaraw ay nagbabawas ang mga panaohin sa kastilyo, datapuwa't gayun ma'y si Reinaldo ay di nagtatapat pa ng tinataglay niyang kalihiman sa kanyang ama. Isang bagong pangyayari ang sa kanya'y nakapagudyok na isagawa karakaraka ang nilalayon ng isang araw na sila'y magkasamang nagpapasyal ng kanyang ama ay nasumpungan nila ang ama ni Dora, na kaalakbay ng isang binata; ang dalawa'y naguusapan ng boong kasiyahan kaya't di man napansin ang kanilang pagdating na dalawa, at ng malapit sa likuran nila'y, narinig ni Reinaldo itong mga pangungusap na sumusunod: "Ipahintulot mo na po sa akin ang kamay ng inyong anak na babaye G. Thorne at umasa po kayo na siya'y aking paliligayahin."

Si Reinaldo Earle ay napalingong bigla upang tingnan yaong nagsasalita, at namasdan niya na isang binatang tagabukid na mayaman ayon sa anyong tinataglay, may mukhang malumanay at butihin, at paninging tahimik, na kinalalarawanan ng kanyang karangalan... at siya ang humihingi kay Dora!... Ah, hindi, hindi mangyayari, si Dora ay doon titira sa Earlescourt!... ang pabulong niyang saad.

Hindi magkasiya halos sa kanyang kalooban ang

gayung napagmalas, kaya't ibig na lamang niya ang gumabi upang makaulayaw ang kanyang si Dora.

Sa wakas ay natapos na ang hapunan. Si Milord ay naiwang kasama ni G. Enrique Laurence sa mesa, na kaharap nila ang isang boteng alak, at si senyora Elena nama'y tumungo ng salon at bumasa ng isang aklat. Nagdudumali mandin si Reinaldo ng pagparoon sa pook na kanilang usapan; sa pangpang ng sapa. Si Dora ay naroroon na't nagaantay sa kanya, anopa't malayu pa siya'y kanya ng napansin ang mukhang bakas luha. Ng sila'y magkalapit ay dagli niyang inusisa ang sanhi ng gayung kalumbayan. Sa pasimula'y ipinagkait ni Dora na sabihin sa kanya ang sanhi ng tinataglay na dusa. Subali't pagkatapos ay minulan din sa laot ng paghihimutok ang isang istoryang kahambalhambal na nakapanglumo sa puso ni Reinaldo.

Si Rodolfo Holt ay nakipagusap sa aking ama, at iminungkahing makasal sa akin. Ng sabihin ng ama ko ang ganito at ipinakikiusap sa aking ako'y sumangayon ay ang aking naging katugunan ay pawang pagtanggi; nguni't ang aking ina'y tumangis at ang ama ko nama'y nagdalang galit at ipinamukha sa aking ako'y nararapat sumunod sa kanila.

Ang binatang itong sa aki'y nagmimithi ay mayroong isang mabuting lupain ang saad ni Dorang nagbubuntong hininga ng kasakitsakit. Sinasabi pang ako raw ay mabubuhay na katulad ng isang gran senyora, na hindi gagawa ng anoman, at siya'y magmamaibigin sa aking mga magulang; nguni't siya'y hindi ko iniibig ang dugtong niyang sabi na kasabay ang iyak at saka tinabnan sa mga bisig ang kanyang kasintahan bago muling nagwikang: hindi ko siya iniibig kundi ikaw lamang Reinaldo ko, ikaw na aking pinipintuho.

Si Reinaldo'y bahagyang itinungo ang ulo at hinagkan yaong mukhang tigmak ng mga luha; at pagkatapos ay nagwika na anya'y:

Ikaw ang aking magiging kasi, ang saad ng boong pagmamalaki, at liban sa iyo'y wala na. Ngayon ding gabing ito'y makikipanayam ako sa aking ama at hihinging ko ang kanyang kapahintulutan para sa aking pagaasawa. Kung tungkol sa aking ina ay ako'y lubos na umaasang di tatanggi at ikaw ay iibigin; siya'y napakabuti at napakamahal na ugali sa tanan Gayun din huwag kang mangamba, sinta niyaring aking buhay, ni si Rodolfo Holt ni sino pa man ay walang makaaagaw sa iyo sa aking piling.

Dagling naaliw si Dora, sapagka't ang kanyang pagasa kay Reinaldo'y walang kahangganan.

—Umuwi ka na ngayon ng bahay, ang wika sa kanya, at bukas ang ama ko'y siyang paroroon sa inyo upang sa iyo'y makipagkita. Aking ituturo diyan sa pangahas na tagabukid kung alin ang kanyang dapat na tunguhin! Huwag ka ng umiyak, at asahan mong ang lahat ng kahirapang ito'y pilit malulunasan sa gabing ito.

Inihatid nanga ni Reinaldo hanggang sa sumapit doon sa maluwang na landas ng mga punong kahoy, at pagkatapos ay nuwi na sa kastilyo. Lumalakad siyang gagalawgalaw pa mandin ang ulo at sinasabi niya sa kanyang sarili, na siya'y nabubuhay sa isang bayang malaya at magagawa niya ang anoman niyang ibigin; nguni't gayun ma'y ang kanyang puso'y sisikdosikdo ng siya'y pumasok sa silid na kinadoroonan ng kanyang mga magulang. Ang mga ito'y karakarakang itinaas ang mga mata upang siya'y salubungin ng isang tingin at isang ngiti, na di lubhang pangkaraniwan, na tila manding nagbabadya, na ang kanilang minamahal na anak, ang magmamana ng Earlescourt ay naparito upang huminging pahintulot na pakasal sa anak na babaye ng tanodhalaman.



# V

SI Reinaldo'y may malaking tapang, walang sino mang makapapara sa kanyang pagsasanggalang sa di tumpak niyang matuwid sa harap ng̃ mg̃a magulang niya.

Ng̃ siya'y dahandahang lumalapit sa kanyang inang si Elena, ito'y dalidaling itinaas ang mukha upang siya'y tapunan ng̃ isang magiliw at malumanay na titig at masayang ng̃iti.

—Muli ka na namang lumabas! ang sa kanya'y saad. Ipinagbilin sa amin ni G. Enrique Laurence, na itaboy ka namin. Tila mandin sa akala ko na iyang parke ay nagbibigay sa iyo ng̃ isang katang̃itang̃ing panghalina. Nagdumali ka baga ng̃ pagliliwaliw? Ang mukha mo'y namumula.

Di tumugon si Reinaldo, kundi bagkus lumapit sa kanyang giliw na ina; inihilig ang kanyang ulo sa kandung̃an ni Elena at hinawakan ang kamay nito at tuloy hinagkan.

—Ako'y nagsadya dito upang ipagsabi ang isang balita sa inyo, ang wika. Ama, mamarapatin mo po kaya akong dinggin? Isinasamu ko po ng̃ boong puso ang inyong kapahintulutan na ako'y makasal kay Dora, isa sa mg̃a maalindog at magandang dalaga sa Inglaterra.

Ang kanyang titig ay walang tigatig at sampu ng̃ kanyang mg̃a kilos. Minasdan siya kapagkaraka ng̃ boong panggigilalas ng̃ kanyang ama.

—Pakakasal ka kay Dora? ang sa kanya'y saad. Ñguni't itinatanong ko sa iyo, sino si Dora?

—Ang anak na babaye ng̃ tanodhalaman, ang tugon ni Reinaldong walang pagkabalam. Sinisinta ko siya, ama, at siya nama'y sumisinta sa akin.

Isang di mapigilang tawa ang naitugon na lamang ng̃ kanyang ama sa gayung inasal niya.

—Marahil ay nagbibiro ka lamang Reinaldo, ang saad sa kanya ng̃ ina niyang nakang̃iti.

—Hindi, ang masasabi ko sa inyo ng̃ boong taas na aking ibibigay ang lahat kong tinataglay dito sa mundo, sampu ng̃ aking katawan, dahil lamang sa kay Dora.

Ng̃ sandaling yao'y ang kanyang ama'y natigilan at minasdan maigi ang mukha ng̃ nalulungkot niyang anak.

—Huwag, ang wika, huwag kang magsalita ng̃ matigas. Huwag kang mang̃ahas na hing̃in sa iyong ina, na mapakasal sa iyo iyang anak ng̃ isang utusan, upang maturing na aking manugang. Ang mg̃a birong iya'y di ko ibig, Reinaldo.

—Hindi isang biro, ang pakli. Tayong mg̃a Earles ay talagang nagsasabi ng̃ ating dinaramdam. Ipinang̃aku ko kay Dora na siya'y aking magiging kasi, at sa lubos ninyong kapahintulutan ay nais kong tupari ang aking pang̃ung̃usap.

Ang mukha ng̃ kanyang ama'y namula sa galit, ng̃uni't gayun ma'y nagpigil siya.

—Anoman ang kasapitan, ang wika sa kanya, ikaw ay tutoong batangbata pa upang magakala ng̃ pag-aasawa. Kung iyo mang napili'y anak ng̃ isang duke, ay tatanggihan ko rin sa ng̃ayon.

—Sa loob ng̃ ilang buwa'y ako'y tutupad na sa dalawampung taong gulang, ang tugon ni Reinaldo, at ako'y natatalagang antaying sapitin.

Mahinahong ipinatong ni Senyora Elena sa balikat ng̃ anak niya ang kanyang isang kamay, na na-

susuotan nḡ mahalagang hiyas, at saka nagwika nḡ boong giliw.

—Pinakaiibig kong Reinaldo, nasisira na baga ang iyong isip? Sabihin mo sa akin, kung sino iyang si Dora?

Nḡ sandaling ito'y kanyang namalas, ang mḡa luhang nukal sa mḡa mata nḡ kanyang anak; ang tapat at mahinhing mukha nito, ay nakapukaw sa kanyang puso.

—Sabihin mo sa akin, ang patuloy niya, kung sino siya? ano ang kanyang kalagayan? at saan mo nakita?

—Siya'y napakaganda, ina ko, at ako'y umaasang kung inyong makita ay pilit magugustuhan ninyo siya'y napakarikit at magiliw, gayun din mabait at mahinhin. Doong ko siya nasumpuñgan nḡ minsang sandali sa parke, na magiilang linggo na mula noon, at pàgkaraa'y nakikita ko na sa arawaraw.

Ang magkasi'y nagtiñginang kapuwa na sakbibi nḡ malaking dusa, anopa't di napansin ni Reinaldo ang gayon.

—Bakit hindi mo kaagadagad sinabi sa amin? ang tanong na pagalit nḡ kanyang ama.

—Kinausap ko siya nḡ hinggil sa pagaasawa nḡ kayo'y wala rito, ang pakli ni Reinaldo. Siya'y sumangayon, kaya't wala akong inaantay kundi ang magsiyao na ang mḡa panaohin natin upang ipagsabi ang aking nasa.

—At upang makita mo lamang si Dora, kaya arawaraw ay umaalis ka nḡ bahay? ang tanong nḡ kanyang ina.

—Opo! hindi ko po mangyayaring bayaang di makita kahit minsan, sapagka't ang isang araw na di ko masilip siya ay katulad nḡ maghapong walang sikat nḡ araw, para sa akin.

—At sino pa ang nakababatid nḡ ganitong kaululan? ang tanong ni Milord nḡ boong balasik.

—Walang sino man, mangyayari kayong tumahimik, ama, bago ako magsabi sa iba ay sa inyo muna.

—Saysaying mo nĝa sa amin ang mĝa pangyayari, Reinaldo, ang wika nĝ kanyang ina.

Hindi nabalino ang loob ni Reinaldo, at kapagkaraka'y sinaysay na lahat ang mĝa pinangyarihan na walang labis ni kulang kamunti man; at kahima't masasama ang kanilang loob, ay napilitang mamutawi sa kanilang mĝa labi ang isang nĝiti, yao'y isang istorya nĝ tapat na pagibig!

Ang pagmumukha ni Milord ay untiunting nagliliwanag samantalang nakikinig, at nĝ matapos nĝ makapagsulit ang kanyang anak, ay dagling ipinatong sa balikat nito ang kanyang isang kamay.

—Reinaldo, ang saad, hindi gaanong kahirapang tutulan ang iyong pagibig; nĝuni't tantuin mong pinupuri namin ang inyong kabanalan; at tunay na ang pagkakasala'y sa akin nababatay. Dapat ko nĝang maalaman na ang isang binatang kagaya mo, ay di dapat pabayaang magisa, sapagka't walang masasapit kundi ang mabulid sa kapahamakan; at iyan nĝa at dili iba ang ginawa mo. Ipaubaya na natin ang bagay na iyan sa nĝayon; sukat mo na lamang alamin na itinatanggi ko sa iyo ang aking kapahintulutan. Dahil sa pagkakatiwala ko sa iyong karanĝalan, ay mula nĝayo'y ibinabawal ko sa iyo na muling makipanayam sa dalagang iyan. At sa iba nĝ panahon tayo maguusap nĝ nauukol diyan.

Nĝ si Reinaldo'y yumao na sa kanila, ang dalawa'y namalagi sa pagtitinĝinan. Ang mukha ni Senyora Elena ay namumutla at nanggigilalas.

—Oh! Ruperto, ang kanyang wika, anong pagkamahalmahal at kagandahang ugali nĝ ating anak! Nakikinita ko na tayo'y magkakaroon nĝ matinding sama nĝ kalooban sa bagay na iyan.

—Hindi ako umaasa, ang pakli nĝ kanyang kasi; si Valentina ay di matatagalan at darating dito, at kapag kanyang namalas, ay malilimutan na iyang magandang tagabukid.

—Ang mabuti'y huwag nating ipaubaya; ang patuloy ni Elena. Bayaan mo sa akin iyang asuntong iyan, Ruperto; bukas ay ako ang siyang paroroon sa bahay ng̃ mg̃a taong yaon at hihikayating kong ipadala sa malayong pook ang kanilang dalaga; pagkatapos nama'y ating itaboy na maglakbay bayan si Reinaldo, at sa palagay ko'y sa loob ng̃ madaling panaho'y makararaang lubos sa kanyang isip ang lahat ng̃ iyan.

Sa boong magdamag na yao'y ang mahal na dama ay walang pahing̃a ng̃ pagiisip sa mabuting gagawin, niya laging nang̃ang̃arap ng̃ pawang katakutan sa mapagsasapit ng̃ kanyang giliw na anak. "Sa ganitong paraa'y mangyayaring magkaroon ng̃ ilang kapahamakan," ang nasasabi niya sa kanyang sarili. "kasawiang palad at dusa; ang kanyang mg̃a kahahanggahan ay nakapagpapasakit sa akin mula sa mg̃a sandaling ito".

Ng̃ kinabukasa'y naparoon nang̃a sa bahay ng̃ tanodhalama at itinanong si Dora. Anopa't ng̃ mamasdan niya yaong magandang mukha, yaong maayos at malagong buhok na namamalayloy sa ibabaw ng̃ dalawang balikat, ay naipagpaumanhin niya yaong kaululan ng̃ kanyang anak. Ang dalaga'y tunay ng̃ang nakahahalina at mahinhin, ng̃uni't walang karapatan, oh! walang karapatan upang lumagay sa luklukan ng̃ Earlescourt! Si Dora ng̃ mg̃a sandaling yao'y tigib ng̃ madlang kahihiyan sa harap niyong mataas na Senyora, gulunggulo ang kanyang kalooban at napipilan ng̃ pagsasalita.

—Alam mo baga Dora kaya kita ninanais na makita, ang saad ni Senyora Elena ng̃ boong kagiliwgiliw. Ang aking anak ay nagsabi sa amin ng̃ mg̃a pagiibigang tinataglay ninyong dalawa at ako'y naparito upang sa iyo'y isamo na mangyaring putulin na ninyo ang ganyan. Hindi ko ibig sugatan ang iyong puso subali't umaasa akong ikaw sa iyong sarili'y makababatid na di ka mangyayaring tanggapin namin upang

siyang maturing na kasi ng̃ aming giliw na anak. Hindi tayo maguusap ng̃ ayon sa kababaan ng̃ tinataglay mong uri at kabuhayan. Ikaw ay hindi nababagay sa aking anak maging sa kilos at katalinuhan; at ito'y madali niyang matutuklasan at balang araw ay magdadalang kayamutan sa iyo.

Si Dora ay di sumagot kahit isang salita man lamang, sukat na ang mg̃a luhang dumaloy sa kanyang maningning na mata, sa sandaling yao'y wala sa kanyang piling ang kanyang kasintahan na papahid ng̃ kanyang mg̃a luha sa pamamagitan ng̃ matatamis niyang halik. Walang kamunti mang isinagot, at ng̃ sabihin sa kanya ni Senyora Elena na nais makausap ang kanyang ama, ay dagling nasok sa loob at tinawag, subali't di na muling nagbalik sa harap ng̃ kausap at di halos ibig na marinig pang muli ang mg̃a gayung pang̃ung̃usap.

—Wala po akong kaalaman sa bagay na iyan, Senyora, ang saad ng̃ marang̃al na tanodhalaman. Ang binatang si Rodolfo Holt ay ibig makipagisang dibdib sa aking anak, at ako po'y sumangayon na. Kailan ma'y di ko inakala na kaniyang nakikilala ang aking batang pang̃inoon, ni hindi ko ring naririnig na sambitin niya ang pang̃alan. Si Senyora Elena ay lubos ng̃ nasiyahan sa gayun niyang kaparaanan at inakala niyang wala ng̃ sukat na pang̃inig̃ilagan para sa kanyang pinakaiibig na anak.

Ng̃ ang magasawang Esteban Thorne ay mabatid ang gayung pagiibigan ng̃ kanilang anak at ng̃ batang pang̃inoon nila, ay di natuwa kamunti man ang kanilang kalooban, sapagka't batid nilang labis na ang gayu'y di nararapat. Pinagkasunduan nilang huwag pagalitan si Dora, kundi bagkus pagpakitaan ng̃ mabuting pagpapasunod, upang siya'y mahikayat na pakasal kay Rodolfo Holt.

Ng̃ si senyora Elena'y magpaalam ay iniwan sa kay Esteban Thorne ang isang papel na dadalawampuing libra at sinabi: Iyong ipadala si Dora sa Eas-

tham at iyan ang iyong gugugulin.

—Iyan ang di ko po matatangap, ang saad ni Estebang tumatangging kunin ang kuwarta. Hindi ko mangyayaring ipagbili ang pagibig ng aking si Dora.

Nguni't si Elena ay nagpipilit kaya't di nakatanggi si Esteban, at tuloy nagpasalamat.

Bago lumubog ang araw ng hapong yaon, ay dinala ni Esteban Thorne si Dora sa Eastham, upang manglagi doon hanggang si Reinaldo ay tumungo ng paglalakbay.

Ng mga ilang araw, ay para manding napawi ng bahagya ang sama ng panahon,

Ang magina'y minsa'y nagkaharap at sa ganitong pangyayari'y nagsalita si Reinaldo, na ang pagpapadala sa malayo kay Dora ay katimbang ng isang kawalang tiwala sa kanya.

Naisip ni Milord, na ang mga pangungusap na ito ng kanyang anak, ay isang paraan lamang, na tulad sa isang batang pinagbabawalan ng isang pinakaiibig na laruan; kaya't di pinahalagahan ang gayung pangangatuwiran niya.

Ang istorya ng Earlescourt ay magiging kakaiba sana, kundi sa isang pagkakatao'y si Reinaldo na tigib na tigib ng dusa at paghihinampo sa kanyang mga magulang, ay nasumpungan si Rodolfo Holt. Ang pagtatagpo ng dalawa'y nangyari sa may pintuan ng bakod na patungo sa damuhan, anopa't yaong landas na dapat lagusan ay nasasarhan, kaya't ang alinman sa dalawa'y walang sukat na paraang magkalapit.

—Mayroon akong isang asunto na nais kong sabihin sa inyo, Milord, ang wika ni Rodolfo ng boong pagmamatigas. Ang mga kalapati'y hindi nababagay makasama ng mga agila; kung ibig ninyong magasawa ay pumili kayo ng kabagay ng inyong uri at bayaan mo po sa akin si Dora.

—Si Dora ay para sa akin: ang saad ni Reinaldo ng boong pagmamataas.

—Hindi mangyayari; ang naging dagli niyang tugon. Tantoin mo po kabalyerito, na ng̃ si Dora ay isa pa lamang marikit na sanggol ay inibig ko na siya. Ang kanyang ama ay nakatira sa malapit sa aming asiyanda ng̃ mg̃a panahong iyon. Inibig ko siya sa boong bahay ko... Huwag na po sana kayong makahadlang sa aming dalawa, ang tanging samu ka sa tayong kamahalan.

Ang mundo ay malaki, at di kayo mawawalan ng̃ mapipili... Ng̃unit huwag mo pong agawin sa akin si Dora ko.

Sa mukha niya'y nalarawan ang gayun na lamang kalungkutan at kamahalan sa kanyang mg̃a pang̃ung̃usap, kaya't dinaloy ng̃ bahagyang damdamin at pagkahabag ang kalooban ni Reinaldo.

—Dinaramdam ko na kayo'y suminta kay Dora, ang wika, sapagka't siya'y nalalaan upang aking maging kabiyak ng̃ dibdib...

—Kung gayon! ang pakli ni Rodolfo. Yamang ayaw kayong makinig sa aking mg̃a pang̃ung̃usap, ay kayo'y kakalabanin ko. Paroroon ako sa Eastham at hindi ako hihiwalay sa kanya, hanggang di siya buungbuong akin.

Naghari sa kanilang dalawa ang mg̃a iba pang salitaan sa pagkakaalit, ng̃uni't si Rodolfo ay sa di matimping damdamin ay ipinagtapat kay Reinaldo ang lihim na siya ng̃a nitong minimithing mabatid: si Dora ay naroroon sa Eastham.

Matapos ang lahat ng̃ gayung mg̃a salitaan, ay umuwi na si Reinaldo na taglay sa kanyang puso ang malaking kasiyahan, sapagka't inaakala niyang walang pagsalang masusunduan niya ang banal niyang mg̃a adhika.

Si Reinaldo'y nagpaalam sa kanyang mg̃a magulang upang dalawin ang kanyang isang kondisipulo, subali't ang tinugo'y ang Eastham, sapagkat ang gayo'y

isang paraan lamang upang siya'y payagan, talagang walang ibang tangka siya kundi ang makita at makaulayaw ang kanyang tanging sinisinta.

Ang naging bunga ng ganitong mga pangyayari ay pawang pagtangis at kapahamakan. Hindi nga mangyayaring sayurin sa pamamagitan ng pangungusap at ng ang binatang magmamana ng Earlescourt ay muling makapiling ni Dora, ay ang taglay nitong tuwa, ang kasayahan niyang kalakip ay dusa, takot at kapanganiban kay Rodolfo at ang maalab at walang kapantay na pagsinta kay Reinaldo ay siyang naging dahilan ng paglimot niya sa lahat ng kanyang tungkulin dapat tupdin. Isinamo ni Reinaldo sa kanya, na sumamang pakasal ng lihim, sapagka't ang kanyang katuwira'y kung sila'y makasal na ay patatawarin siya ng kanyang ama at ang lahat ay maisasaayos. Buungbuo ang paniwala sa kanyang akala, at si Dora ay di tumanggi, sapagka't wala siyang lubos na kalooban kundi ang sa kay Reinaldo.

Nalimutan nga niyang lahat ang mga bala at sabi sa kanya ni Senyora Elena, at wala siyang nasa sa kalooban kundi pawang si Reinaldo. Ang kanilang kasal ay doon isinagawa sa kapilya ng Helsmeer, na dalawampung leguas ang layo sa Eastham, at maliban lamang sa pareng nagkasal ay walang sino mang nakababatid ng kanilang pagiisang dibdib.

Ng matapos na ang lahat ng yao'y, si Dora ay naging Dora Earle. Si Reinaldo ay dagli nangang yumao sa piling ng kanyang kasi. Iniayos niyang lahat ang kanyang pakay ng boong ingat at kabaitan. Walang pagsalang siya'y uuwi sa kastilyo, kaya't nararapat siyang maghanda ng malalakas na katuwiran upang masunduan ang kapahintulutan ng kanyang ama.

Bumalik nanga siya sa Earlescourt at kahit di niya itinaas ang mga mata upang masdang harapharapan ang kanyang ama, ay nahahalata nito, na ang kanyang anak ay may taglay ng kasiyahangloob, at sinapantaha niyang untiunti ng lumilipas ang malaking kaguluhang isip na naghahari.

Si Dora ay manlalagi sa Eastham hanggang di tumatanggap ng utos ni Reinaldo, at bagaman ang hindi sila nagkakaniig kahima't sa sulat, ay ipinangaku niya ayon sa kanyang wagas na akala, na di malalao't dadalhin niya ng boong pagwawagi sa kastilyo ng Earlescourt.



# VI

NOO'Y isang marikit na umaga ng̃ kahulihulihang araw ng̃ buwan ng̃ Agosto: ang simoy ng̃ primabera ay lumilipas na at sa lugar niya'y untiunting humahalili ang sikat at kasaganaan ng̃ taginit. Ang mg̃a ginintuang ipa ng̃ trigo ay nagsasalimbayan sa himpapawid na tang̃ay tang̃ay ng̃ masinsing hang̃in, ang mg̃a bakod ay naliligid ng̃ di mabilang na bulaklak, ang mg̃a hinog at masasarap na bung̃ang kahoy ay nang̃akabitin sa kanikinalang mg̃a sang̃a. Ang katalaghaya'y naghahandog ng̃ tunay na anyong kaakitakit.

Ang kinakanan sa Earlescourt ay noo'y isang marikit na salon; nakatunghay sa halamanan ng̃ mg̃a bulaklak, at sa paligidligid ng̃ bintana na estilong pranses ay pumapasok ang banayad na bang̃o ng̃ mg̃a rosas.

Si Earle ay nakaupo sa isang dulo ng̃ mesa at nalilibang sa pagbabasa ng̃ kanyang sulat.

Si senyora Elena naman na nakabalabal ng̃ isang mainam na panyong seda ay nakang̃iti sa pagmamasid sa ilan sa mg̃a sinamyuhang sulat na puno ng̃ mayamang pang̃ung̃usap; ang kanyang maselan at mahal na mukha ay naglalarawan man din ng̃ kalinisan at pagkamatapatin ng̃ kanyang puso. Ng̃uni't ang mukha ni Reinaldo ay di binabakasan ng̃ anomang ng̃iti. Gulungulo ng̃ pagiisip, na kung paano niya sasabihin sa kanyang ama ang nagawa niya. Malaki ang pagmi-

mithi niyang makapiling ang maalindog niyang si Dora; subali't sa kabila noo'y, kinakailañgang siyang makipaglaban sa isang katakot takot na sama ng panahon bago niya madala sa kastilyo.

—¡Ah! ¡ang biglang saad ni Elena, mabuting balita! si Charteris ay walang pagsalang darating, Ruperto, ang ginoong si Hugh ay paririto makaraan ang ilang araw. Bukas ay darating ang magina ni Velentina.

—Ikinalulugod kong tutoo, ang wika ni Milord na itinaas ang panigin, na masaya at masiya ang kalooban. Kinakailañgang ating anyayahan si senyora Laurence upang makatagpo dito.

Si Reinaldo ay napabuntong hininga ng malalim. Ang mga magulang niya'y gulunggulo ng paguusapan sa gagawing pagtanggap at kasayahan sa mga darating nilang panaohin. Pinagkaisahan ang isang bangkete at sayawan, na dito'y aanyayahan ang mga matataas at mayayamang kakilala.

—Si Valentina ay maibigin sa kasayahan, ang pakli ni senyora Earle, kaya' dapat nating pakasaganain siya.

Ang lahat ng ito ay kinakailañgang kong paraanin muna, ang nasa sa isip ni Reinaldo, itong malalaking bangkete, pagtanggap at sayawan bago ako magsabi ng lahat ng lihim sa giliw kong ama, upang makapiling ko ang minumutya kong kasi at pinakaiibig na si Dora; at kailan kaya ako magkakapanahon upang makipagusap sa aking ama? Ngayun din ay isasagawa ko.

Pagkatapos ng pagaalmusal nila, ay hiniling ni Reinaldo sa kanyang ama na lumabas sila sa tanggapan upang humitit ng isang tabako. Sa ganitong pangyayari'y nagkaroon ng lubos na kapanahunan ang kanilang paguusap, at dito nanga ipinahayag ni Milord sa kanyang anak ang lubos niyang kapasiyahan.

Si Reinaldo ay lalong nagulo ang kanyang isip

sanhi sa makatuwirang pagtutol ng kanyang ama, ngnni't gayun ma'y siya'y tumututol ng boong dahas sa loob niya Sumapit nanga ang sandaling hinahangad, nguni't ang kanyang mga labi'y napipipilan upang ipagtapat ang kanyang pagkakakasal. Kung ang kanyang ama'y nagpakitang galit, marahil ay sinabi na niya; nguni'i sa kabutihang at kalamigang loob na kanyang namalas ay napahiya siyang ipagsabi ang nais niyang saysayin. Ng mga unang sandali y nabatid niyang lubos ang katotohanan ng lahat ng ipinangusap sa kanya ng kanyang ama.

Ng si Reinaldo ay magpapahinga na sa kanyang silid, ay winika sa kanya ng kanyang ina, alam kong lubos na ang karaniwan sa mga binatang kasinggulang mo ay walang gaanong kagalakan sa mga samahan ng mga matatandang tao; nguni't isinasamu ko sa iyo na pagsumikapan mong tanggapin ng boong kasiyahan ang pagdating dito nila senyora Chartetis. Ang mga taong iyan ay pawang magiliw sa akin sa Greenock at ikaw ay nararapat tumulong sa akin ng sa kanila'y pagpapaunlak.

Si Reinaldo ay nangiting bahagya sa mga salitang ito sa kanya, at tumugon na gagawin niya ang lahat niyang makakaya.

Kung kanyang makakapaniig si Valentina, ang isinasaisip ni Earle, ay di niya mangyayaring di ibigin. Kaya't sa ganitong pagkakataon ay maisasaayos ang lahat.

Si Reinaldo'y wala sa bahay ng dumating ang mga panaohin, sapagka't ang kanilang pagdating ay nauna ng kaunti sa oras na tadhana.

Si Elena at si Charteris ay magkasamang tumungo sa *biblioteca* at iniwang nagiisa si Valentina sa salon. Doon nga nasumpungan ni Reinaldo. Ng kanyang itulak ang pinto upang pumasok ay napansin niya ang isang manggas ng puting suot; na inisip niyang ang kanyang ina, kaya't dagli siyang tumuloy at napaloob ng walang agamagam; nguni't ng mapag.

wari niya at mamasdan ay isang dalaga pala at hindi ang kanyang ina ang pinagkamalan, kaya't siya'y napamangha at natigilan. Si Valentina Charteris ay isang diwatang di pangkaraniwan sa mata, sapagka't ang kanyang anyo, ang kanyang bikas, ang kanyang malagong buhok na parang seda na namamalaylay sa dalawang balikat ay walang mapaghahalintularan, ang kanyang kariktan ay sa minsang sabi'y kahilihili at walang kaparis; sa kanyang mukha'y nalalarawan mandin ang tinataglay niyang katalinuhan at kamahalang ugali. Ng̃ pumasok ng̃a si Reinaldo ay dagling napako ang mg̃a paniñgin sa kanya ng̃ dalaga, paniñging may halong hiwaga ng̃ puso. Biglangbigla ng̃ang namula yaong maputi niyang noo, at naalaala niya yaong sinabi sa kanya ni senyora Eearle tungkol sa kanyang anak na lalaki, na pinagkaisahan ng̃ ina niya ang pagaasawa sa binatang yaon.

—Libong patawad, senyorita, ang wika ni Reinaldong biglangbigla; akala ko'y ang aking ina ang naririto kaya't walang pasintabing nagtuloy.

—Ang inyo pong ina'y nasa sa *biblioteca*, ang sambot na tugon ni Valentina na kasabay ang masayang ng̃iti, na siyang nakabakla sa kay Reinaldo, at ito ng̃a ay gumamit ng̃ isang paggalang bago tumuloy na nasok sa silid. Ito ng̃a, at dili iba, ang si Valentina Charteris, na ang pagdalaw ay kanyang pinang̃ang̃ambahan. Siya ng̃a ang sa tunay na ganda'y walang kaparis, kailan ma'y wala pa siyang nakikitang kawangki man lamang. Kahima't sa guniguni ay di nangyari niyang iparis sa kanyang mahinhin at magandang si Dora. Ng̃uni't si Reinaldo ay isang tunay na artista at matalinong isip. Pinanggilalasan niya yaong kagandahang kanyang namasdan, na kapaaris ng̃ kanyang panggigilalas sa isang marikit na pintura. Anopa't hindi niya naisip ang anomang pagibig kahiman lamang sa kanyang gunamgunam sa dalagang yaon.

Si Valentina ay nagtataglay ng̃ isang kilos na

mapanghalina, sa kanyang kagandahan ay maituturing na pusong walang pagibig ang di suminta; maalam magsalita ng̃ boong liksi at matamis na mang̃usap, ang anyo ng̃ kanyang mukha at galaw ng̃ kanyang mg̃a labi ay di mangyayaring maisalimot; yaong masaya at magiliw niyang ng̃iti ay nahahawig mandin sa isang tilamsik ng̃ araw na tumatanglaw sa kanyang mukha, anopa't sa biglang sabi ay pipi man ang sa kanya'y makamalas ay pilit mang̃ung̃usap upang ipahayag ang taglay na pagibig.

Ang kaawaawang si Reinaldo ay lagi sa kanyang tabi, nagmamasid sa kanyang bawa't kilos at pinakinggan yaong maririkit at piling pang̃ung̃usap na nakahahalina sa kanyang sarili.

Sa ganitong mg̃a kilos ng̃ dalawang magkapanalig ay tila mandin naisban ang kalooban ni Milord sa dusang dinaranas, gayun din, yaong dalawang kapuwa ina ay nagtitinginan at nagng̃ing̃itian sa gayung kanilang namamalas. Pamayamiya'y hiniling ni Elena kay Valentina na mangyari lamang kumanta. Hirdi ng̃a sumuay at dagling nagbigay loob.

—Anong kanta ang ibig ninyo? ang tanong na nakating̃in kay Reinaldo.

—Ang maganda't pangkaraniwang *balada;* ang tugon ni Reinaldong taglay sa isip si Dora.

Ng̃ marinig niya yaong mg̃a unang nota ng̃ matamis na tinig ni Valentina, yaong maliwanag at mataginting na tunog na umaaling̃awng̃aw sa katahimikan ng̃ gabi, ay bigla siyang nagiklahanan. Ang kanta ay natutungkol sa isang istorya ng̃ mg̃a pagibig ng̃ isang kabalyerong nabihag ng̃ isang dalaga, at sanhi sa tunay niyang pagsinta ay siya'y naglagalag upang sa kanyang paguwi ay matagpuan niya ang isang libing̃ang tigib ng̃ mg̃a bulaklak.

Si Reinaldo ay walang imik sa kanyang pagkakaupo at iniisip si Dora.

—Naiibigan baga ninyo ang kanta? ang tanong ni Valentina.

—Iyan po ang sa lahat ay nakapupukaw ng damdamin, ang pabiglang tugon ni Reinaldo.

Ang mahal at butihing Reinaldo ay nagpakita ng isang mabanayad na ngiti bilang pagpapatunay ng kasiyahan ng kanyang puso sa narinig niyang kanta.

Si Valentina ay bahagyang natawa sa gayong sagot'ng binata.

—Tumawa kayo, sanhi sa sinambit kong damdamin? ang tanong.

Idinilat nga kapagkaraka ni Valentina yaong maririkit niyang mata na nagiklahanan dahil sa gayung tanong. Si senyora Elena ay naulinigan yaong bukas ng usapan, kaya't dagling nangiti. Ang salitaan ay mabuti ang simula, ang sumaisip niya, sapagka't si Reinaldo ay bumanggit na ng nauukol sa damdamin... Sino ang makahahaka na ang puso at diwa ni Reinaldo ay nasa sa kay Dora, ng mga sandaling yaong siya'y nagsasalita...

Ang *balada* ay madaling natapos, at si Reinaldo ay nalungkot ng bahagya. Si Elena ay napakatalino upang magsagawa ng pagpuna; ni hindi niya itinanong sa kanyang anak kung nagkagusto siya kay Valentina, ó kung ano ang damdamin sa kanya'y nangyari.

—Sa palagay ko'y ikaw ay pagod, ang saad sa kanya na kalakip ang isang magiliw na ngiti; pinasasalamatan kita ng labis, sanhi sa iyonp pagkakatulong na lumibang sa aking mga kaibigang babaye.

Ng madilidili ni Reinaldo yaong kanyang ginawa ay parang walang ano man kadakilaan; subali't ang kanyang ina'y lubos ng ikinasiya yaon at tuloy nasok nanga sa kanyang silid na kaalakbay sina Charteris upang magpahinga.

Nakaraan ang tatlong araw, at si Reinaldo ay nagkaroon na ng lubos na tiwala sa kay Vèlentina. Magkasama silang nagbabasa at nagtatalo ng ukol sa kahalagahan ng isang gawain. Ipinakita ni Reinaldo yaong kanyang malaking lalagyan ng mga dibuho, na

kinamanghaan ni Valentina ng̃ mamalas sanhi sa kanyang katalinuhan. Si Reinaldo'y nakahilig ng̃ bahagya sa piling ni Valentina at kanyang sinasaysay ang kahulugan ng̃ lahat ng̃ yaon, nagtatawa at nagsasalita ng̃ boong kasayahan, na parang isang bata na taglay sa puso ang walang kahulilip na tuwa.

—Kayo'y isang artistang walang kapantay; ang wika sa kanya ni Valentina, marahil ay matagal din ninyong pinagtamanang pagaralan ito.

—Ikinagagalalak ko, ang tugon ni Reinaldo, na kung ako'y hindi lamang iisaisang anak ng̃ aking mg̃a magulang, ay marahil ay walang ibang kukuning gawang hanapbuhay kundi ang magpintor.

Ng̃ makaraan ang mg̃a ilang taon, ay naalaalang muli yaong mg̃a pang̃ung̃usap na yaon na nagparang isang malungkot na hula.

Sa kay Reinaldo ay lubos na nakaliligaya si Valentina. Bukod sa kanyang kagandahan, ay nagtataglay ng̃ isang maalindog na puso at isang magiliw na kaugalian. Ng̃ sa kay Valentina'y magkaroon na siya ng̃ malaking pagkakatiwala ay minagaling niyang ipagtapat ang lahat ng̃ natutungkol sa kay Dara, at isinamong marapatin siyang tulung̃an upang sumang̃ayon ang kanyang ina. Dahil sa ganitong tangka ng̃ kanyang kalooban ay madalas niyang kinakaulayaw ang dalaga; sinasamahan at sinusundan sa bawa't hakbang at pagpapasyal, at magkasama silang kumakanta at nagdidibuho. Lubos ng̃a ang paniwala ni Reinaldo na magtatagumpay siya sa kanyang mg̃a layon kaya't paraparang napawi sa kanyang kalooban ang malaking agamagam. Kay senyora Earle ay naparam ng̃ patuluyan yaong bumabaklang takot; sapagka't kanyang sinasapantaha na nalimutan na ng̃ kanyang anak si Dora at ng̃ayo'y untiunti ng̃ nagsisimula ng̃ pagsinta kay Valentina, at ang kanyang giliw na kasi, ay gayun din ang paniwala.

Ang mg̃a araw ay dumaang madali; ang panahon para sa malaking sayawan ay sumapit na. Di maba-

tid ni senyora Elena na kung bakit ang kanyang anak ay di umiimik ng̃ nauukol sa kay Valentina at hindi niya makuro kung anong sanhi at laging susunodsunod sa kanya, at madalas na wari'y may isang malaking sasabihing napipigilan. Anopa't gayun ma'y, wala siyang inaakala kundi ang gayo'y bakas ng̃ isang malaking pagibig ng̃ kanyang anak sa dalagang kanyang panaohin, kaya,t lubos ang katiwasayan ng̃ kanyang kalooban.

Si Valentina ay hindi maituturing na isang reyna sa trahediya, kundi isang dalagang kaibigibig at magiliw. Siya'y natatalaga sa bawa't sandali para kay Reinaldo, at kanyang alam na ang pagaasawa niya sa binatang ito, ay makapagbibigay ng̃ malaking katuwaan sa kanyang ina.

Ang tinataglay na pagsinta ni Velentina kay Renaldo ay lalong naguulol tuwing kanyang mamamalas. Bagaman sa puso ni Reinaldo ay nalalarawan ang mg̃a hiwagang di sukat masayod ng̃ sino mang matalino, subali't siya'y walang tigatig at may malinis na puri. Si Valentina ay hinahang̃aan ang kanyang maayos na mukha at matalinong pagkukuro; ang maniningning niyang mata, na sa bawa't ting̃in ay nagbabadya ng̃ dinaranas na damdamin; gayun din, ang kanyang kaibigibig na mg̃a kilos at matamis na pang̃ung̃usap ay pawang kinalulugdan ng̃ masintahing diwata.

Walang sino mang taong napakamagiliw at butihin sa boong Inglaterra kundi ang binatang magmamana ng̃ Earlescourt. Siya ang nakakuha ng̃ kagandahan at tapang ng̃ kanilang lahi.

Si Reinaldo, na ang kanyang puso'y laging inaapawan ng̃ pagibig sa kanyang maalindog na kasi na di man lamang niya pinang̃ahasang dalawin, ni sulatan; upang balitaan ng̃ lahat niyang ginagawa, ay hindi man nabakla ang kalooban upang punahin ang mg̃a kilos ni Valentina at kailan ma'y hindi siya nagnasang umibig pa, kundi ang ituring lamang na isang tapat na kaibigan hanggang nabubuhay.



# VII

DI kawasa'y dumating nanga ang araw na itinalaga para sa malaking sayawan, at sa loob ng pagaalmusal ng mga senyora ay nagtatatalo ukol sa isang makabuluhang bagay ng mga ramilyete; pagkatapos ay natuloy naman sa mga bulaklak.

—Marami, ang wika ni Valentina at halos ay pawang magagandang lahat na di ko maalaman kung alin ang aking pipiliin.

—Ako, kahi't isang munting sandali'y di magaalinlangan, ang saad ni Reinaldong nakangiti, marahil ay wiwikain ninyong ako'y lubhang maramdamin; nguni't sa ganang akin ay pipiliing ko ang mapuputing liryol Ang mga liryo sa kapatagan ay lalong maririkit kay sa mga ibang bulaklak na aking nakikita.

Si senyora Earle ay nanatili sa pagmumunimuni. at di man lamang nagiklahanan lubha ng mamasdan si Valentina'y pumasok sa tanggapan ng sayawan na tigib ng mga mapuputing liryo ang ulo at mayroong pa rin taglay sa isang kamay ng isang sanga na napapagitan sa sariling dahon ng nasabing bulaklak.

Ang lahat ng nangaroroon ay paraparang nangapako sa kanya ang mga mata at nangamangha doon sa walang kapantay niyang kagandahan. Nakita siya ni Reinaldo, at hindi nanyaring di tumitig sa kanya sanhi sa kaalindugan tinataglay ng dalaga. Di niya inakala kailan man na yaong marlkit na bulaklak na pinili ni Valentina na siyang maging palamuti ng kagandahang

angkin ay sanhi sa kanyang pagkakahaudog. Tunay at kanyang inisip na kailan ma'y di siya uakamalas ng̃ gayung kagandahang anyo ng̃ dalaga; datapuwa't pagkaraan ng̃ ilang sandali'y naparam na sa kanyang alaala.

Nagmamasid siya sa binilogbilog niyong mg̃a mahal at makikisig na binibini. at iniisip niya na yaong mahinhin at mapamulahing mukha ni Dora ay walang sukat na mapaghahalintularan sa alin man sa mg̃a naroroon. Samantalang minamalas niya ang mg̃a mahahalagang hiyas, ang naggalawgalaw na mg̃a plumahe sa mg̃a buhok, ang mg̃a nagiinamang mg̃a tali sa baywang na mg̃a raso ng̃ mg̃a dalagang doo'y nagkakapisan ay kanya namang nagugunita yaong mahinhin at pankaraniwang suot ni Dora. Walang anoano'y nalarawan sa kanyang mukha ang isang kalungkutan ng̃ mg̃a sandaling yaong sumaisipan niya ang alaala sa kanyang mahihiyain at maaalindog na kasi. Sa balang araw mandin ay kanyang mayayapakan ang salong ito na kaayaaya, at sa ganitong pangyayari marahil ang lahat ay magtataka sa aking kabutihang pumili. Gayon ang dinidilidili ng̃ magmamana ng̃ Earlescourt ng̃ makita niya yaong maningning na lipon na nagpapasikip sa maluwang na salon ng̃ sayawan; anopa't ang kanyang pagmumu ni ay dagling nahangganan sanhi sa tinig ng̃ kanyang ina.

—Reinaldo, ang wika sa kanyang may kahalong pagkainip mandin, nalimutan mo na baga na ikaw ang siyang may tungkuling magpasimula ng̃ pagsasayaw? Kinakailang̃ang anyayahan mo si Valentina upang siyang iyong maging kapareha.

—Iyan ay hindi po maliwag, ang pakling nakang̃it, ng̃ binata, sa masidhing paalaala ng̃ kanyang ina. Boong galak ng̃ aking pusong siya'y isasayaw ko at liban sa kanya'y wala ng̃ hihigit pa:

Di niya ibig na kumuha ng̃ iba pang kapareha, anopa't ang gayun niyang adhika ay di nagkakahulugan ng̃ anoman bagay hinggil sa pagibig, kundi sa ka-

ayawan niyang makagambala pa doon sa mg̃a naroong di niya nakikilala.

Matapos mapakinggan ni Elena ang gayong sagot sa kanya ay di na umimik; ang kanyang anak ay mahinahong lumapit kay Valentina at pinakiusapan niyang maisayaw. Di tamanggi ang dalaga at sila kapuwa ay dagling napagitna sa pagitan ng̃ karamihan. Kapag iba ang kasayaw ni Reinaldo, ay laging namamalagi ang kanyang isip doon sa magiging wakas, kung sakali't malaman na siya'y may isang magandang kasi sa Eastham. Kung si Valentina ang kanyang kapareha ay di nangyayari sa kanya ang isipang yaon, sapagka't natutungkol marahil sa kanyang matapat at tiwalang pakikipagkilala.

Si senyora Elena ay nakikinig sa ilang mg̃a bulungbulung̃ang ng̃ mg̃a doo'y nagkakapisan, na siyang nakapagbigay sa kanyang puso ng̃ malaking katuwaan Ang ilan niyang matatagal ng̃ kaibigan ay ibinulong sa kanya na ang dalagang yaon ay isang marilag na pareha para sa kanyang anak na lalaki, at anong kaligaligaya kung magkaroon kayo ng̃ isang manugang na kaisa ni Valentina. Si Reinaldo ay walang ibang hang̃arin upang magtangka ng̃ anomang pagsinta kay Valentina kundi ang masunduan niyang mabuti ang pagkikipagkilala niya, ng̃ sa ganitong paraa'y maging tagapamagitan sa kay Dora upang tanggapin ng̃ kanyang giliw na ina.

Ng̃ sa ikaapat na bugso ng̃ paglapit ni Reinaldo kay Valentina upang huming̃ing pahintulot na maisayaw, ay minasdan siyang nakang̃iti...,

—Nalalaman baga ninyo na napakadalas ang aking pagsayaw sa gabing ito? ang sa kanya'y naging tanong.

—At ano? ang pakli ni Reinaldo na di batid ang sanhi ng̃ pamumula na tumakip sa mukha ng̃ kanyang kaulayaw; ipagpatawad mo po sa akin na sabihing ko sa inyo na kayo lamang ang siyang makakagawa ng̃ aking mithing kumpas ng̃ paggalaw.

—Iyan pala ang sanhi kung kaya ninyo ako ma.

limit na gawing kapareha? ang saad ng̃ taglay ang isang paghihinala.

—Tunay; ang tugon ni Reinaldo ng̃ boong pagtatapat.

Hindi naino ni Reinaldo yaong pang̃ung̃usap na may halong sama ng̃ loob na napakintal sa mukhang maganda ni Valentina.

Ng̃ mg̃a sandaling yao'y si Reinaldo ay walang nasa sa gunamgunam kundi ang mahinhin at mahihiyaing si Dora na itinutulad man din doon sa maseselang na mg̃a bulaklak. Kayu po, ay natutulad man din sa kahang̃ahang̃a at mahinhing bulaklak ng̃ liryo. Pagkawika nito'y dagling napatigil; sapagka't minasdan siyang nakang̃iti at nagigiklahanan ni Valentina.

—Dapat ninyong mabatid na sa loob ng̃ wala pang limang minuto ay makalawa na iyang inyong pagmamakisig sa akin; at kahapon lamang ay ating pinagkasunduan na ang bagay na iyan ay walang kabuluhan para sa atin dalawang tapat na magkaibigan.

—Ako... ako'y di nagnasang magsalita ng̃ mg̃a bagay na walang sukat na ikatutupad, wala akong ipinabayag kundi ang akin lamang dinaramdam. Kayo'y nawawangki sa maputi at maalindog na liryo. Ito ang siyang lagi ng̃ nasasambit ko. Datapuwa't mapaiba ako ng̃ sasabihin, ayaw baga kayo na ating libuting lakarin ang mg̃a salon, kung sakasakaling kayo'y napapagal ng̃ maigi sa sayaw?

Di mabilang na ting̃in ang napapako doon sa marikit na magkaalakbay. Ang dalawa nang̃a ay nagsimula ng̃ pagtahak doon sa maluluang at magagarang salon, pagkatapos ay sumunod naman doon sa pook na pinagpapahing̃ahan kung tiglamig, na naliligid ng̃ maraming ilaw na nakakapara ng̃ mg̃a bituing sumisikat sa kaliwanagan.

—Ibig ninyong magpahing̃alay dito? ang saad ni Reinaldo, ang salon ng̃ sayawan ay punungpuno na at halos di sukat makapagsalitaan doon ang sino man.

—Ah! ang sumaisip ni Valentina, kung gayo'y mayroong marahil ibig sabihin sa akin.

Bagamang taglay ni Reinaldo ang kalamigang loob, datapuwa't, gayun ma'y ang puso ni Valentina ay tumibok ng̃ di gaano lamang. Siya'y sumisinta sa makisig na magmamana ng̃ Earleseourt, ang magiliw nitong ugali at butihin ay siyang sa kanya'y kumayag na ibigin. Namalas niya yaong mahal na mukha ng̃ binata ay ng̃ ikiling sa ibabaw ng̃ mg̃a bulaklak ay namûmutla at gulat na gulat. Ibinaba ng̃a ni Valantina ang kanyang mg̃a mata upang masdan yaong liryong taban niya sa kanyang isang kamay; at si Reinaldo'y lumapit pa ng̃ang lalo sa kanya at minasdang maigi yaong magandang niyang mukha.

—Ako'y di maalam ng̃ maayos na pagsasalita, ang saad ni Reinaldo, ang biyaya ng̃ pang̃ung̃usap ay hindi ipinagkalóob sa akin; anopa't si Valentina, sa ganitong pagkakataon ay nagmimithing makatagpo ng̃ mg̃a pang̃ung̃usap na mangyayaring makarating sa kanyang puso at manatili doon.

Ninanais ng̃a niyang magsalita ng̃ natutungkol kay Dora, saysayin ang matamis na sulyap, ang mg̃a ng̃iti, ang mailap at katang̃iang mg̃a kilos at ang mg̃a isipang maramdamin at mabuti nito. Ninanasa rin niya na yaong babayeng kanyang kinakaulayaw ay gawing tagapamagitan sa kanyang ina upang matâmo ang kapahintulutang ukol sa kanyang nililiyag at kasing si Dora; subali't, ang kanyang mg̃a labi ay nang̃ing̃inig at kinapos mandin ng̃ tinig.

—Ilang araw ng̃ ibig kong makipanayam sa inyo ang dugtong na sabi ni Reinaldo, at ng̃ayo'y halos wala akong kaya upang magpahayag ng̃ natutungkol sa aking ibig na saysayin. Marapatin sana ninyong ako'y sagutin kung inyong ipahihintulot itong aking samu.

Minasdan siya ni Valentina, at sino mang tao marahil ay makababatid sa malaking pagibig na nalarawan sa mukha ng̃ dalagang iyon.

—Ang pinakamaliit ninyong pang̃ung̃usap na bigkasin ay naglalaman sa akin ng̃ malaking bagay; ang matamis na wika ng̃ dalaga.

Ang mukha nĝ biuata ay anaki mandi'y nagliwanag kaya't nagsulit:

—Napakamagiliwin ninyo at butihing ugali.

Nĝ mĝa sandaling yao'y naputol ang kanilang paguusap, sapagka't si G. Enrique Laurence ay pumasok sa kinalalagyan nilang dalawa na kaalakbay ang isang dama.

—Dito ay mahalumigmig, ang wika kay Reinaldo. Magsasampung minuto nĝ ninanais kong dumating sa lugar na ito; sapagka't sikip na sikip na yaong salon!

Si Valentina ay nanĝiti bilang kanyang katugunan at nasasabisabi niya sa kanyang sarili, na si Enrique ay nagtagal pa sanang sampung minuto.

—Pahintulutan mo po sana ako, ang wika ni Reinaldo sa dalagang kausap, nĝ dumaraan si Enrique, na magkapanayam tayo nĝ may kalahating oras man lamang bukas nĝ umaga.

—Maaasahan mo po, ang tugon sa kanya.

—At didinggin ninyo ako? Inyong tataimtimin ang lahat kong sa inyo'y ipagsasabi?

Si Valentina ay di sumagot; isang nĝiting mapanghalina ang sa kanyang mĝa labi'y namalaylay, pagkaraan ay humugot nĝ isang liryo sa mĝa kumpol na nasa sa kanyang kamay at inihandog kay Reinaldo. Dagli nĝang nagsibalik sa salon nĝ sayawan.

—Sumisinta sa akin; ang nasabi sa sarili ni Valentina, at naghari nanĝa sa kanyang puso ang kaligayahan at lubos na pagasa.

Akin siyang magiging kaibigan, ang sumaisip ni Reinaldo, nĝuni't bakit niya ako bibigyan nĝ bulaklak na ito?

Hindi siya naghinala at di man niya inakala na si Valentina ay nagtataglay nĝ pagibig sa kanya; sa isip ni Reinaldo Earle ay walang kahulugan ang lahat nĝ iyon.

Si senyora Charteris ay minasdan yaong malumanay at mapagmalaking mukha nĝ kanyang anak. Kanyang nahalata yaong maikling pagkakapanayam sa pa-

hingahan ng̃ dalawa at kanya ring hinuhulo na yaong masayang mukha ni Valentina ay naglalaman ng̃ malaking bagay na pangyayari.

—Naibigan mo baga ang Earlescourt? ang pakli ni Charteris sa kanyang anak ng̃ gabing yaong sila'y nagiisa na sa silid ng̃ pahing̃ahan.

—Oo, ina ko, napakalaki ang pagkakaibig ko.

—At sanhi sa aking nakikita, ang dugtong na sabi ng̃ kanyang ina, ay inaakala ko na di maliwag na iyong maging tahanan.

—Gayun din ang aking sapantaha, ang saad ni Valentina na humilig man din sa kandung̃an ng̃ kanyang ina upang hagkan. Ipinakiusap sa akin ni Reinaldo na kami'y magkausap lamang ng̃ kalahating oras bukas, at dahil dito'y ako'y nagdaranas ng̃ napakalabis na kaligayahan, ina ko.

Dagli ng̃ang nahalata ni senyora Charteris sa tinig ng̃ kanyang anak na umiibig sa kay Reinaldo Earle.

Si Reinaldo ay natulog ng̃ matahimik ng̃ gabing yaon, na tigib ng̃ madlang pagasa na siya'y magtatagumpay sa kanyang mg̃a hang̃arin. Si Valentina, na sinisinta ng̃ kanyang ina, ay siyang magiging tagapamagitan sa kay Dora. Ang kanyang ama'y walang pagsalang itutulot sa kanya na madala niya si Dora sa kastilyo at sa kabila niyo'y ang lahat ay maisasaayos ng̃ boong kasiyahan.

Si Valentina ay nagdanas din ng̃ matahimik na pagpapahing̃alay; subali't ang lahat niyang pang̃arap ay kakaibang lubos ng sa kay Reinaldo. Pinapang̃arap niya ang panahong kanyang ikapagiging pang̃inoon doon sa palalong tahanan ng̃ binata na kanyang sinisinta. Walang sino pa mang makatutulad sa mabunying paggiliw sa kanya ng̃ binatang yaon. At walang nakabihag ng̃ kanyang puso kundi siya lamang. Si Valentina ay laking pagkakamali sa pinapang̃arap ng̃ mg̃a gabing yaon mula sa tanang buhay niya.

Ang pinakamimithing kinabukasan ay naging isang mainam at kaayaayang araw. Ang araw ay sumisi-

kat ng̃ maningning, ang hang̃ing palaypalay ay nasasamyohan at ang bughaw na lang̃it ay malinis at walang bahid dung̃is kamunti man.

Matapos makapagalmusal ay si Reinaldo'y susubok subok na lumalakad at inaantay si Valentina. Hindi siya tantung nainip ng̃ kanyang mapansin yaong makisig at maputing suot na nababatbat ng̃ bughaw na liston. Dalidali ng̃a niyang nilapitan doon sa silid na kinahahantung̃an.

Ibig ninyong tayo'y magpasyal sa mg̃a halamanan, Valentina? ang tanong na magalang ng̃ binata. Ang umaga ay napakainam, at inyong ipinang̃ako sa akin na tayo'y magkakausap na kalahating oras. Anopa't huwag sana ninyong dalhin iyang aklat. Kinakailang̃ang ko ang inyong mataintim na pakikinig, sapagka't itong aking sasaysayin sa inyo ay isang istorya.

Lumakad nang̃a si Reinaldong kasabay ang dalaga at tinahak nila yaong malusog na halaman, na tinatamaan ng̃ mg̃a tilamsik ng̃ araw na pumapalos sa ibabaw ng̃ mg̃a tubig ng̃ dagatdagatan na nasasabugan ng̃ mg̃a mababang̃ong liryo; pagkatapos ay nagdaan sila sa parang ng̃ mg̃a bulaklaklak na pinagkakalipunan ng̃ mg̃a nagiing̃ayang mg̃a pukyutan at mg̃a paroparong may iba't ibang kulay, na sumasamyo ng̃ bang̃o ng̃ bagong namumukadkad ng̃ mg̃a buko...

—Pumasok tayo ng̃ parke, ang saad ni Valentina sapagka't ang araw ay napakainit na lubha.

—Ako'y may nalalamang pook na lalong nababagay upang maging silung̃an ng̃ isang binibini, ang wika ni Reinaldo. Ipahintulot mo po na kayo'y masamahang ko doon. Doong ko sasaysayin sa inyo ang aking tinataglay na kabuhayan.

Magkasama silang naglagos sa malalapad na bakod na bakal ng̃ parke, na pinagpapastulan ng̃ mg̃a usa at tinutubuan ng̃ di mabilang na mg̃a bulaklak na ligaw; pagkatapos ay sumapit sila sa tabi ng̃ sapa, na siyang pook na pinagpahing̃ahan ni Dora ng̃

mg̃a sandaling nang̃ang̃arap ito sa kaligayahang di sukat masayod.

Ang mg̃a unang bulaklak na doo'y namamalas ng nakaraang primabera ay wala na; ang mababang̃ong biyoleta ay di na rin nakikita; ng̃uni't bilang kahalili nila ay mg̃a iba't ibang mg̃a bulaklak na dahil sa mg̃a kulay na taglay ay siyang nagpapadilag sa tabi ng̃ sapa. Ang liiim ng̃ malalaking̃ punong kahoy ay tumatakip at nagsasanggalang sa halamanan sa sikat ng̃ araw, ang kanta ng̃ masasayang ibon ay sumasalimbay sa matamis na dagisdis ng̃ tumatakbong agos, ang masinsing simoy ay natitigmak ng̃ sarisaring samyo ng̃ bulaklak sa tagaraw.

—Anong kaakitakit na pook nito! ang pabiglang sabi ni Valentina.

Ang lungtian at naglalaguang mg̃a damo ay halos manding nagsasayaw sa kumpas ng̃ simoy, at si Reinaldo ay doon gumawa ng̃ animo'y isang anyong trono.

—Kayo ay katulad ng̃ isang reyna at ako'y inyong kampon naman, ang wika ng̃ binata, ipinang̃aku ninyo na ako'y inyong pakikinggan, kaya't ng̃ayo'y ako'y magsisimula na ng̃ pagsusulit.

Sa loob ng̃ maikling sandali ang dalawa'y kapuwa pinagharian ng̃ lubos na katahimikan, anopa't liban sa ugong ng̃ tubig at sa tinig ng̃ mg̃a ibon ang sa kanila'y nakaliligalig; isang katiwasayang lubos ang naghari mandin sa kanila, samantalang ang mg̃a dahon ng̃ kahoy ay ipinapaspas ng̃ hang̃in.

Kung ang puso at pagiisip ni Reinaldo ay hindi nakikintalan ng̃ ibang larawan, sana'y kanyang napagmalas na mabuti ang taglay na kariktan ni Valentina; ang mg̃a tilamsik ng̃ araw ay naglalagos sa pagitan ng̃ masinsin at lungtiang kahuyan, at tumatama doon sa mukhang kaakitakit ng̃ dalaga, ang kanyang malagong buhok at maputing damit na nababatbat ng̃ bughaw na liston ay nagbabadya ng̃ animo'y isang larawang napipinta; ng̃uni't si Reinaldo ay di man nabakla ang loob sa gayong kagandahan. Ang alaala ng̃ nagdaang

panahon ay muling nagunita sa isip niya Ng̃ mg̃a sandaling yao'y wala siyang nakitang pang̃ing̃inig ng̃ mapuputing daliri na naglalaro sa pagltan ng̃ m a likaw na sang̃a, ng̃ untiunting pamumurok ng̃ mg̃a pisng̃i, ng̃ galaw na maririkit at kaakitakit na mg̃a mata. Siya'y walang nasa sa gunita kunki si Dora.

—Sinabi ko sa inyo, kagabi, Valentina, na ako'y hindi makisig na magsalita, pinasimulan nang̃a ni Reinaldo, kapag mayroong bahagyan damdamin sa kaibuturan ng̃ aking puso, ay napipipi ako upang ipagsaysay.

—Ang lahat ng̃ dakila at malalim na damdamin ay mahinahong isinasaysay; ang wika ni Valentina, ang isang masaganang pang̃ung̃usap ay di laging nagbabala ng̃ isang mahal na kaugalian. Ako ma'y nagtataglay din ng̃ maraming isipan na di ko mangyaring maipagsaysay kailan man.

Naupo nang̃a si Reinaldo sa piling ng̃ dalaga at tuloy nagwika: kayo'y napakabuti at masunurin kaya't ako'y nalulugod na magbadya sa inyo ng̃ aking taglay na istorya.

Kumuha ang dalaga ng̃ isang sang̃a ng̃ mg̃a bughaw na mg̃a bulaklak at nakayukong naglilibang na untiunting nilalagas ang mg̃a talulot bago inihahagis na isa isa sa takbo ng̃ tubig.

—Tatlong buwan ng̃ nakararaan, ang patuloy ni Reinaldo, na dumating ako dito sa kastilyo ng̃ Earlescourt; ang aking mg̃a magulang ay nagkataon namang nasa sa Greenoke, ako na nagdaramdam ng̃ malaking pagal sanhi sa aking pagaaral, ay inibig ko pa ang dito'y magpaiwang at tumirang magisa. Isang umaga ay lumabas ako upang magpasyal sa halamanan na wala ako mang tangkang gawin. Doong ko nakita, oh! ng̃ayo'y kinakapos ako mandin ng̃ pang̃ung̃usap, nakita ko ang isang diwata na napakaganda sa laha ng̃ nilalang dito sa lupa.

Ng̃ sandaling yao'y nabitiwan ni Valentina ang mg̃a bulaklak at tinakpan ng̃a ng̃ kanang niyang ka-

may ang marikit niyang mukha.

—Nasisilaw baga kayo sa liwanag? ang tanong ni Reinaldo.

—Hindi, ang tugong nagwawalang bahala, ipatuloy ninyo ang inyong istorya.

—Ang isang matalino, ang wika ni Reinaldo ay mangyayaring saysayin sa inyo ang kababalaghan ng̃ kanyang magandang anyong di sukat mailarawan: sa kanya'y pawang ng̃iti at kaligayahan ang naghahari, ang maiitim niyang buhok na namamalaylay sa kanyang maputing noo, ang maririkit niyang mata na nababakod ng̃ mahahabang pilikmata ay animo'y isang himala ng̃ kalang̃itan; ng̃uni't ako lamang ang tang̃ing nagdanas sa loob ng̃ maikling sandali ng̃ isang maalab na pagibig dini sa aking puso sa kagiliwgiliw na si Dora... Iyan ng̃a ang kanyang pang̃alan, at siya lamang ang maalam na gumanti sa aking pagmamahal sa kanya.

Si Valentina ay walang kaimikimik, ni nagbigkas man lamang ng̃ isang salita; si Reinaldo, ay gayun ma'y, napansin yaong pamumutla ng̃ mukha at marahang pang̃ing̃inig ng̃ mg̃a labi ng̃ kaulayaw.

—Inaakala kong mabuti na ipagtapat ko sa inyo ang lahat bagaman sa maikling mg̃a pang̃ung̃usap, ang patuloy ni Reinaldo. Ang kanyang ama ay ang tanodhalaman sa aming kastilyo, at siya'y walang anomang kaalaman kung ano itong mundong pinamamamayanan. Hindi siya nagaral ó nagkamit man lamang ng̃ bahagyang turo ng̃ sinomang maalam, ng̃uni't sa kabila niyo'y nagtataglay siya ng̃ isang mataginting at matamis na tinig at ang kanyang ng̃iti ay natutulad sa tunog ng̃ mg̃a kampanilyang pilak. Nahahawig sa isang mainam na araw ng̃ Abril, ang kanyang tikas ay binubuo ng̃ mg̃a luha at katuwaan, na aywan ko kung kailan ko siya inibig ng̃ higit, ó kung ng̃ siya'y tumatawa ó kung ng̃ siya'y tumatang̃is.

Natigilan ang binata; anopa't si Valentina ay wa-

lang kakibokibo, ang kanyang kamay ay lalong itinatakip sa kanyang mukha.

—Siya'y aking lubos na iniibig, ang pakli ni Reinaldo, at ganito ang sinabi ko sa kanya. Ng ang aking ama'y manggaling sa Greenock ay hiningi ko sa kanya ang lubos niyang kapahintulutan; nguni't nagtawa sa akin na bilang naging kasagutan... Hindi niya akalain na yaong aking pangugusap ay walang halong biro. At sa aking pagpipilit, ay ipinadala nga nila ang aking pinakaiibig na si Dora sa malayo sa pook na ito; nguni't anong pagkakataon, isang sa kanya'y umiibig din, na nais pakasal sa kanya ay naparito at ako'y pinagbalaan: ng wala siyang sukat na magawa sa akin ay ang ginawa ng kaagaw kong ito ay isinumpa na si Dora daw ay magiging kanya; at sa masidhing pagaapoy ng kalooban niya ay nabatid ko ay ang lihim na pinakakatagotago sa akin, at siya rin ang nagsabi ng kinalalagyan ni Dora, kaya't noon di'y tinungo ko upang makita.

Walang anomang galaw ang dumaloy sa matahimik na anyo ni Valentina, walang isa mang pangungusap na namulas sa kanyang namamamad na mga abi.

—Tinungu ko siya upang makita, ang patuloy ni Reinaldo, at natagpuang ko siyang tumatangis, na lalong nakahalina sa pighati niya't pagibig, napaka walang malay, napakamasintahin sa akin, na sa ganitong pangyayari'y nalimutang ko ang lahat ng sukat alalahanin at tuloy napakasal sa kanya.

Biglang napatindig si Valentina ng ang gayo'y marinig at napasigaw ng kasakitsakit.

—Kayo'y nagulat, ang wika ng binata, nguni't para ninyong awa, isipin ninyo ang kanyang kagandahan at ang kanyang damdamin! ano kayang ibang bagay pa ang mangyayari kong gawin upang siya'y iligtas ko?

Baga man sa laot ng malaking dusa ni Valentina ay di niya mangyaring di pagtakhan yaong katapangan ni Reinaldo at pagkamatapatin.

—Tunay at ako'y napakasal sa kanya; ang wika, sapagka't ang adhika ko'y manuparan sa aking pañgako: pagkatapos na aking maisagawa ang ganito ay naisip ko na ang aking ama'y magdaramdam sa aming kalagayan at kami'y patatawarin; anopa't nañgañgamba akong di mangyari. Matapos ang aming pagkakakasal ay sinabi ñg ama ko sa akin, na kung di ko lilimutin si Dora ay di na niya ako muli pang kakaulayawin. Sa bawa't sandali'y ninais kong ipagtapat ang aking ginawa, subali't hindi nawawalan ñg nakapipigil at nakahahadlang. Mula pa ñg maisagawa ang aming kasal ay hindi pa ako dumadalaw sa aking kasi na magpahanggang ñgayo'y naroroon sa Eastham. Ñgayo'y turing ko kayong tapat na kaibigan at magiging katulong.

Si Valentina ay nagpumilit na iwaksi yaong damdamin at pinapaghari niya sa kanyang kalooban na pakinggan yaong samu ni Reinaldo, sapagka't inisip niya na may panahon na sukat niyang ipagmuni sa kanyang masaklap na kalagayan.

—Gagawing ko ang lahat kong makakaya sa pagtulong sa inyo, ang saad na malumanay. Sabihin ninyo, kung ano ang aking nararapat na tungkulin?

—Ang aking ina ay gayun na lamang ang laking pagibig sa inyo, ang winika ni Reinaldo, at walang di didinggin sa inyong bawa't ipagsabi, kaya't isasalaysay ko sa inyong lahat upang inyong mabatid na mabuti. Ibig ninyong mamagitan para kay Dora sa aking ina sa pamamagitan niyang inyong matatamis at nakahihikayat na pañguñgusap? Ang aking ina ay di makatatanggi kapag kayo rin lamang ang namagitan.

Isang banayad na galaw ñg pagkahapis ang nakintal sa mayaman at maalindog na mukha ni Valentina.

—Kung minamagaling ninyo na isang tao na di nauukol ay mamagitna sa isang napakaselang na bagay, ay gagawing ko ñg boong galak; ñguni't pahintulutan mo po na kayo'y aking hatulan ñg isang bagay kung inyong mamarapatin. Ipagtapat ninyong la-

hat sa inyong ama ang lahat ninyong ginawa. Huwag kayong magaksaya ng̃ kamunti mang sandali, isang oras na pagkakaantala ay mangyayaring magsagawa ng̃ kalaitlait na kahangganan.

—Ano ang inyong palagay sa aking salaysay? ang tanong ng̃ binata ng̃ boong giliw; mabuti ó masama ang nagawa ko?

—Di ninyo dapat itanong sa akin: ang saad ni Valentina.

Tunay ng̃a po; ng̃uni't muli't muli kong itinatanong sa inyo. Kayo'y isa kong itinatang̃ing kaibigan; sabihin ninyo kung ang nagawa ko ay mabuti ó masama?

Wala akong masasabi sa inyo kundi ang katotohanan sa aking akala ay ang nagawa ninyong iya'y masama. Huwag ninyong ikagalit; ang dang̃al sa mundong ito, ay nararapat pahalagahang higit kay sa buhay at pagibig, at di sana ninyo dapat isagawa ng̃ lihim ang inyong adhika. Isang kasal na lihim! isang kasal na ibinawal ng̃ inyong mg̃a magulang, ay ano't pa't ginawa ninyó!

Ang mukha ni Reinaldo ay dinadaluyan ng̃ isang malaking lungkot ng̃ mg̃a sandaling naririnig niya yaong mg̃a pang̃ung̃usap na nanonoot sa kanyang mg̃a pandinig.

—Inisip ko, ang huling saad ng̃ binata na isang mabuting bagay ang ginawa ko ng̃ pakasal kay Dora, sapagka't nakatupad ako sa aking ipinang̃ako sa kanya.

—Tunay ng̃a, na isang kabutihan ang inyong ginawa, ang pakli ni Valentina, sapagka't nagpamalas kayo ng̃ kapuripuring ugali at kamahalan. Paligayahin nawa kayong dalawa ng̃ maawaing Diyos!

—Siya'y batangbata pa at sa palagay ko'y di ako lubhang mahihirapan upang siya'y turuan at madaling matututo sa akala ko... Ng̃uni't di kayo umiimik, Valentina.

—Sapagka't kayo po ang aking iniisip, ang tugon ng̃ dalaga ng̃ boong lumanay, sa ganang akin ay tila

isang bagay na lubhang napakabigat ang ganyan. Ipag patawad mo po sa akin ang pagkabigla ko, datapuwa't naliwanagan na bagang mabuti iyang inyong isip, at inyo bagang pinatototohanan na iyang inyong katuwaan ay nasasalig lamang sa pangyayaring ito? Kung gayon, wala akong ano pa mang masasabi bagaman ang katunayan ay ang ganyan ay isang pagaasawang walang kaisa at labas sa hayag na tuntunin ng̃ mg̃a bagay.

Anong katakataka at siya man ay natutong magwika ng̃ gaya ng̃ sinabi ni Milord na kanyang ama!

—Ipagtapat ninyong lahat sa inyong ama ang mg̃a nangyari, ang patuloy ng̃ dalaga, at huwag mabalam sa anoman ang kasapitan. Marahil ay di ninyo hang̃ad na gawing papaganyan; ng̃uni't ang nararapat ay huwag ninyong bayaang manlagi sa lihim, at marapatin ninyong ipagsabi.

—Paano ang inyong gagawin upang ang aking ina'y ibigin si Dora?

—Ipagtapat muna ninyo sa kanya ang lahat ng̃ iyan; pagkatapos ay akin namang pupurihin ang kariktang tinataglay ng̃ inyong kasi, ang kabutihan at pagkamasunurin.

—Oh! anong buti ninyong kaibigan, ng̃ wika ng̃ binata bilang pagpapasalamat.

—Huwag ding kayong paninibulos sa aking lakas, ang pakli ni Valentina. Pagsikapan ninyong patapang̃in ang inyong kalooban ng̃ pagharap at pagmamatuwid. Ang lalaki ay nararapat ang maging matapang. Gayun din magpakita kayo ng̃ kapakumbabaan; ipakikilala ninyo ang tunay na karapatang sukat na asalin ng̃ isang tao.

—Ganito ng̃a ang aking gagawin, ang saad ng̃ binatang minamasdan ang mukhang maalindog ng̃ kausap, at sa kanyang sarili ay hinahang̃ad niyang maparis nawa si Dora sa dalagang iyan ng̃ kamahalang magsalita; ang pang̃ung̃usap na laging binibitiwan ng̃ dalaga ay katulad ng̃ sa mg̃a bayani. Ng̃ mg̃a sandali ring yaon

ay naiisip ni Reinaldo na gaanong luha ang tutulo sa mg̃a mata ni Dora, kung siya'y makitang malungkot at gaanong giliw ang ipamamalas ng̃ kanyang mg̃a bisig kung ilalambitin sa kanyang liig. Gayun ma'y patuloy din ang ating pagkakaibigan, ang maamong dug tong na sabi ng̃ binata, mangyari na ang mangyayari, ay di ninyo ako babayaan. Hindi po baga tunay?

—Ako'y inyong kaibigan hanggang nabubuhay, ang tugon ni Valentina, pagkatapos ay iniabot ang kan yang maputing kamay. Yamang ipinagtapat ninyo ang lahat sa akin, kailan ma'y di ko malilimutan. Ako'y inyong kaibigan at gayun din ni Dora.

Itong mg̃a pang̃ung̃usap na ito na binigkas ng̃ boong pagtatapat at kahinhinan ng̃ dalaga, ay nakang̃iti sa kay Reinaldo.

—Huwalang di pagkagulat ni Dora kung kayo'y kanyang makita, napakamatakutin at mahihiyain niya!

Pagkaraka'y nagsabi sa kay Valentina ng̃ mg̃a kilos ni Dora, ng̃ walang anomang kalabisan; ng̃ kanyang pagibig sa mg̃a kariktan ng̃ katalagahan. Hindi ng̃a maipagkakait at di malayong hakain na samantalang si Reinaldo ay nagsasalaysay ng̃ natutungkol sa kay Dora, ay naguulol naman sa kalooban ni Valentina ang isang malaking pagdaramdam sa kanyang sawing kapalarang napagsapit.

Yaong kamay niya na naglalaro ng̃ mg̃a bulaklak, ay di na nang̃ing̃inig, yaong kanyang mg̃a mahal na labi ay nanauli na sa dating kulay, at sa ganitong pangyayari'y nagtindig na si Valentina at naalaala niya na siia'y may paroroonan ni senyora Elena pagkakain.

Isang bagong takot ang nagpasakit sa puso ng̃ kaawaawang dalaga ng̃ sumaisip yaong kanyang nararapat na sabihin sa ina niya. Ng̃ maalaala niya ang mg̃a paguusapan nilang magina noong nakaraang gabi, ay namula ang kanyang mukha.

—Kailan ma'y di ko matutumbasan ang pagkamagiliwin at katining̃ang loob ninyo na ipinamalas sa akin ang wika ni Reinaldo ng̃ samantalang sila'y naglalakad

na magkaalakbay sa pagitan ng̃ kaayaayang parke na nasasabugan ng̃ mg̃a kawiliwiling bulaklak upang umuwi ng̃ kastilyo.

Si Valentina ay nang̃iti at itinaas ang panining̃in upang matyagan ang mapayapang lang̃it sa tagaraw, na nagiisip sa sinapit ng̃ kanyang pagasa na, ng̃ mg̃a kararaang sandali lamang ay tigib ang pusu niya ng̃ kaligayahan.

—Karakaraka baga ninyong kakaulayawin ang inyong ama pagdating ninyo ng̃ bahay? ang saad ng̃ dalaga kay Reinaldo ng̃ sila'y maghihiwalay na.

—Wala pong pagkabalam, ang tugon; ng̃uni't ng̃ mg̃a sandaling yao,y siya namang pagsalubong ni senyora Elena sa kanila.

—Reinaldo, ang unang bati ng̃ kanyang ina, paritu ka sa aking silid, sapagka't nais ng̃ iyong amang ikaw ay makausap bago siya paroon sa Holtham.

Si Valentina ay tuluytuloy sa silid na kinadoroonan ng̃ kanyang ina. Ito'y nakaupong nagaantay sa kanya at naglilibang sa pagbubukas ng̃ isang aklat. Ng̃ pumasok ang kanyang anak na dalaga ay nang̃iti.

—Sa akala ko'y nasunod mong maigi ang iyong pagpapasyal ng̃uni't ng̃ mapansin niya yaong malungkot na mukha ng̃ kanyang anak ay natigilan siya karakaraka.

—Ina, ang wika ni Valentina ng̃ boong lumanay, ang lahat kong sinabi sa inyo kagabi ukol sa Earlescourt ay isang kamalian; kailan ma'y di mangyayaring aking maging tahanan: ang aking sapantaha ay pawang isang malikmata lamang.

—Bakit nakipagkagalit ka baga kay Reinaldo? ang tanong na halos di magkatuwid ni senyora Charteris.

—Hindi po; ang tugon ng̃ dalaga, kami po'y malabis na magkaibigan, ng̃uni, ina, ako'y nagkamali: tunay ng̃a na siya'y nagtangkang makiulayaw sa akin. datapuwa't di sa pagsintang sa aki'y natutungkol... kundi sa iba.

—Nagmasungit baga sa iyo? ang pasubali ni senyora Charteris.

—Huwag kayong maingay, ina, ang pabigla ni Valentina. Ang mga ganyang pangungusap ay di nababagay. Tinanggihan ko ang dakilang kapalaran na inihahandog sa akin ng mga taong may mahigit na uri kay Reinaldo Earle; na sinoma'y di magaakalang ako'y mamamali ng pagkilala sa kanyang mga hangarin!

—Sa aking naging palagay, ng sinasabi ko sa iyo na anaki mandi'y hindi siya mangyayaring mabuhay kundi sa iyong piling, sapagka't umaga, hapon at gabi'y laging nakikita kong kaukaulayaw mo.

—Datapuwa't ang gayo'y walang ibang naging sanhi kundi ang ako'y kaibiganin lamang, ang pabulong na saad ng dalaga.

—Ah! isang hunghang na kaisa ng mga ibang lalaki. At kangino nakikipagibigan siya, anak ko?

—Huwag mo pong itanong sa akin. Sa ngayo'y nasa sa katayuan siyang mahigpit. Huwag mo po munang ungkatin sa akin, ina: wala akong masasabi sa inyo kundi ang ako'y nagkamit ng isang malaking kamalian at ayokong maalaala.

Nakilala ni senyora Charteris sa mga pangungusap na tinataglay ng kanyang anak, ang tinatamong dusa sa kaibuturan ng puso nito, at karakarakang inisip niya ang kanyang mga panukala.

—Sa akala ko'y tayo ay nararapat ng umuwi bukas ng bahay: ang saad. Ang iyong ama ay inip na inip na marahil sa ating pagkaalis, at siya nama'y hindi makapaparito. Sinabi mo na ang binatang Earle ay kasaluknyang nasa sa mahigpit na katayuan, nais kong huwag magkaroon pa ng malaking kasagwaan samantalang tayo'y naririto, alam mo na siya kong pinaiilagilagan.

—Si Lord Earle ay lubhang mataas na kalooban upang magpahintulot sa kaisang bagay. Kung magkataong mangyari ang isang di niya naiibigan, ay umasa kayong walang makababatid, nguni't ipinakikiusap ko

sana, ina ko, na huwag na nating banggitin kahit kamunti man ang asuntong iyan.

Nagalis si Valentina ng̃ kanyang marikit na sombrero at sampu ng̃ manipis na engkahe na nakatatakip sa kanyang mukha, at saka kinuha ang aklat na binitiwan ng̃ kanyang ina.

—Napagod akong lubha, ang wika, napaka init ng̃ sika't ng̃ araw.

Kapagkaraka'y humilig sa bangko at humarap sa bintana na sa mg̃a kristal nito'y humahampas ang mg̃a buko ng̃ rosas.

—Magpahing̃a ka anak ko, ang saad ni Charteris ng̃ boong pagmamahal; ako'y gagawa ng̃ isang liham.

Ang dalaga ay tumahimik na minamasdan ang kariktan ng̃ tagaraw sa halamanan. Walang sinomang nakababatid ng̃ mg̃a luhang umagos doon sa mapagmalaking mg̃a mata ng̃ dalaga, doon sa mg̃a mapapait na buntong hining̃a na sapagka't nagmumula sa tunay na damdamin ay hindi nakuhang napigilan.

Ng̃ pagbalik ni senyora Charteris na may mg̃a dalawang oras ng̃ nakalilipas, ay si Valentina ay mahinusay na ang kalooban at walang anomang bakas ng pamumugto ng̃ mg̃a mata sa pagkanukal ng̃ mg̃a luha. Boong taas na ipinagpaumanhin niya yaong pagkabigong walang katulad na tinamo niya sa boong buhay. Sa gitna ng̃ kanyang lungkot, sa pait na napagsapit ng̃ kanyang pagasa, ay iminulan niya sa kanyang sarili na di siya magaasawa, kailan pa ma't di siya makatatagpo ng̃ isang binatang napakamahal na ugali at matapat na katulad ni Reinaldo, na bagamang siyang naging sanhi ng̃ nabagabag niyang damdami'y di niya malilimutan hanggang sa huling wakas ng̃ kanyang kabuhayan.



# VIII

ANG silid na tutulugan ni senyora Elena ay isa sa mğa pinakamainam sa kastilyo. Walang halos makapapantay sa mğa naggagandahann pintura na nagpapadilag sa mğa dingding na bato na bumabakod sa silid na yaon. Ang naglalakihang bintana na estilong pranses, ay nagtataglay nğ marikit na durungawan sa pinakamaalindog na gawi nğ halamanan, na dinadaluyan nğ isang batis na binubukalan nğ malinaw na agos nğ tubig. Sarisaring mğa nakaaakit sa matang mğa bulaklak ay sinasamyuhan ang pook na iyon.

Si Lord ay bumatak nğ isang mainam na uupan, inilagay sa malapit sa durunğawan, at mahinahong umupo na taglay ang isang kaligayahang di pangkaraniwan. Samantala naman, si Elena ay nagaayos nğ mğa bulaklak, na tinatalian nğ boong ingat upang siyang gawing paparisan nğ lalong pinakamaalindog na pintura.

—Reinaldo, ang wika nğ kanyang ama, kanina pa kita inaantay, umalis ka ba?

—Ako po ay nasa sa halamanang kaulayaw si Valentina, ang tugon ni Reinaldo.

Si Lord Earle ay nanğiti, nasiyahang lubos sa ganitong kasagutan nğ kanyang anak.

—Isang bagay na nakatutuwa at matuwid ang magparaang panahon, at tingnan mo, bihibihira lamang na magkataon; kanina pa sana'y ibig kitang makapa-

nayam upang pagusapan natin yaong iyong kakisigang ipinamalas sa kay Valentina.

—Ang mĝa kakisigang ko kay Valentina! Kayu po ay namamali, ama, hindi po ako nagmakisig sa kanya kailan man.

—Ipinauunawa ko sa iyo na wala kang sukat na ikatakot tungkol sa bagay na iyan, ang iyong ina ay sinabi sa akin ang di mabilang na pagkakaino nĝ marami ukol sa inyong mahabang salitaan nĝ dalagang nabanggit, doon sa salong pahinĝahan. Nababatid ko ang ilan niyang iyong mĝa lihim. Mapaiba ako. walang sukat na pagalinlanĝanan na si Valentina ay di ka mamahalin nĝ labis, yamang wala akong masasabing hadlang sa iyong pagaasawa sa ganitong mahiwagang pagkakataon, ang aking puso ay masisiyahan sa araw na maturing kong manugang si Valentina Charteris.

Dito nĝa natigilan sa pagaantay nĝ isang katugunan, nĝuni't wala. Ang mukha ni Reinaldo ay namutlang lubha.

—Hindi ba naming ipinabatid sa iyo ang aming nasa, ang patuloy nĝ kanyang ama, anopa't sapol pa nĝ mĝa ilanĝ taon ang iyong ina at ako ay lumalasap nĝ pagasang sa balang araw ay sisinta ka kay Valentina. Siya'y maganda at matapat, sa biglang sabi, babaying may mahal na ugali sa tanang kong nakilala. Hayun na, ako'y nagmamalaki sa iyong pagpili, kapos ang aking mĝa panĝunĝusap upang saysayin ang aking kásiyahan.

Ang binata ay natitira pa rin sa di pagimik, datapuwa't minamasdan siya nĝ boong giliw.

—Wala kang sukat ikatakot, ang pakli ni senyora Elena, kahima't hindi ko ipagtapat ang anomang lihim, ay sasabihing ko sa iyo na iniibig ka ni Valentina at kung iyong hinĝin ang kanyang kamay, ay lubos ang aking pagasang di tatanggi.

—Ang laking kamalian, ang pabiglang wika ni Reinaldo na ang tinig ay nanĝinĝinig, si Valentina ay kamunti ma'y di nakaaalaala sa akin.

—Wala kundi sa iyo lamang: ang pabiglang sagot nğ kanyang ina.

—At kung tungkol naman sa akin, ang patuloy ni Reinaldo, ay kahit sa gunita man lamang ay wala akong nasang gawin siyang kasi. Hindi ko siya sinisinta: si Valentina Charteris ay hindi ko mangyayaring maging asawa.

Ang masayang mukha ni Lord Earle ay biglang nalungkot, at sa kamay nğ kanyang kasi ay dagling nabitiwan yaong hawak na kumpol nğ mğa bulaklak.

—Gayun pala, ay bakit umanyu ka nğ boong kisig sa dalagang iyon? ang mabalasik na tanong nğ kanyang ama. Ang lahat nğ mğa nakamalas sa iyo ay nakahalata; at ikaw man di'y tila hindi naliligayahan kundi sa kanyang piling.

—Minimithi ko po lamang siyang gawing kaibigan, at liban dito'y wala na po akong ibang iniisip.

Nğ maalaala nğ binata ang sanhi nğ kanyang inasal na ito, ay nagulo ang diwa. Si Valentina kaya ay hindi nabatid ang ganito?

—Halos ang lahat ay sa iyo na lamang ang pagasa ukol sa dalagang iyan, ang patuloy ni Milord. Nğuni't kung sa ganitong pangyayari'y ako'y namali, ay wala nğ sukat pa akong sabihin; liban ang ipakilala ko sa iyo ang di masayod na ligayang tatamuhing ko kung siya'y iyong magiging kaisang dibdib: datapuwa't kung di mo sinisinta ang dalagang iyan, ay tapos na ang ating salitaan.

—Mangyayari bagang di mo iibigin siya, Reinaldo? ang tanong nğ kanyang ina nğ boong katamisang loob. Napakaganda, napakabuti at karapatdapat matira sa Earlescourt! Paanong mangyayaring di mo siya sisintahin!

—Subali't, gayun nğa; ang pakli ni Reinaldo.

—Sa aking palagay ay nalimutan mo na yaong kaululan mo nğ mğa nagdaang panahon na siyang ipinagkamit dusa nğ iyong ama at sa akala ko'y di na

mangyayari pang muli.

—Magtahang kayo, ina! ang wika ni Reinaldong napasandig sa kanyang uupan at nagaagamagam. Ang boong katotohanan ay ako'y naparito upang ipagsabi sa inyo ang aking lihim na iniingatan. Ama, kayo'y aking dinaya at sinuway: sinundan ko si Dora sa Eastham at sa kanya'y napakasal.

Isang sigaw sa pagkakagulat ang namutawi sa mg̃a labi ni Elena. Ang mukha ni Milord ay namutla sa galit; ng̃uni't kahit isang kaputok mang salita ay di gumambala sa katahimikang naghahari. Ang mg̃a minuto ay naging anaki'y mg̃a oras.

—Napakasal ka sa kanya! ang wika ni Lord Earle ng̃ tinig na banayad at pagalit. Hindi mo na naisip yaong sinabi ko sa iyo?

—Napakasal ako sa kanya, at inaasahang kong di ninyo ako matitiis at ako'y inyong patatawarin.

—Magtahang ka! ang pabiglang sagot ni Lord Earle. Sabihin mo sa akin kung kailan at saan nangyari: ibig kong maalaman kung sakali't magagawan pa ng̃ paraan ang kasamang iyan.

Boong binahon, ng̃uni't nang̃ing̃inig ang mg̃a labi ni Reinaldo ng̃ isinaysay ang mg̃a buong pangyayari.

—Tunay; ang kasal ay may lubos na bisa, ang saad ng̃ kanyang ama. Inibig mo si Dora ay magtiis kang ipaubaya ang ibang bagay.

—Patawarin mo po ako ama ko, ang samo ni Reinaldo, alalahanin ninyo na ako'y iisa at bugtong ninyong anak!

Oo at tunay; ang tugon ni Milord ng̃ boong kapaitan, ikaw ng̃a ay kaisaisa at bugtong naming anak at huwag nawang ipahintulot ng̃ lang̃it na maparis sa iyo ang ibang anak na bigyang pasakit ang damdamin ng̃ kanyang mg̃a magulang, gaya ng̃ inasal mo ng̃ayon sa akin!... Matagal na, Reinaldo na ang aking mg̃a pagasa, adhika at mg̃a panukala ay napawi sa akin; ng̃uni't sa ng̃ayo'y muling nanariwa sa aking puso dahilan sa iyo. Inaantay ko ang panahon na isagawa mo ang lahat

kong mga pangarap, at ikaw ang aking inaasahang isa pa sa magpapadilag sa ating dakila at kagalanggalang na pangalan. Dahil lamang sa iyo ay ninais ko ang mabuhay; subali't nilimot mong lahat at ako'y sinuway at inibig mo pa ang sumunod diyan sa isang mang-mang na walang kaalaman sa kanyang ginagawa... Niyurakan mo ng boong kusa ang lalong kahulihulihang kong pagasa!

—Oh! bayaan mo po na pagsisihan ko pagka't hindi ko naisaisip ang lahat ng natutungkol sa inyong sinaad sa akin!

—Wala ng daang mapagsisihan mo pa, ang pakli ni Milord ng boong balasik, wala akong sukat na katuwirang kita'y pagkatiwalaan pa. Ngayo't sa haharapin ay wala akong anak. Ikaw ang siyang sa aki'y magmamana kung ako'y patay na at malagot yaring tangang hininga na iyong pinagdusa ng kapaitpaitan... Ang aking anak ay namatay na para sa akin!

Wala ng anomang bakas kagalitan ang nalalarawan sa mukhang matigas ni Lord Earle.

—Kailan ma'y di ako nagkukulang sa iyo, ang patuloy, at ang aking pasya'y kailan ma'y di magkukulang. Sinunod mo ang iyong adhika, ikaw ang bahala hanggang sa wakas.

—Oh, Ruperto! ang luhog ni Elena, mahabag ka! Masdan mo at siya lamang ang kaisaisang anak ng aking buhay... at kung siya'y mawawalay sa aking piling, ako'y mamatay!

—Siya'y umibig kay Dora, sa akin at sa iyo. Dinaramdam kong labis dahil sa iyo, Elena. Liban lamang ang langit ang nakababatid ng bumabakang dusa sa aking puso!... nguni't di ako mangyayaring magkulang sa aking salita. Kung tungkol sa iyo, ang patuloy na nakatingin sa kanyang anak, ay hindi kita binabawalan, sapagka't sayang lamang ang panahon at mga pangungusap, nababatid mo na ang sa iyo'y aking ipinangusap, kaya't magtiis kang magbata ng lahat na magiging kawakasan.

—Titiising ko po, ama ko, sapagka't walang sinong may sala kundi ako rin.

—Natapos na natin ang lahat ng̃ mg̃a pangyayaring iyan, ang pasubali ni Milord na binabawi ang kanyang titig sa kanyang asawang nagdadalamhati at nagdurusa ng̃ kasakitsakit. Masdang mo ang iyong ina, Reinadlo; lagakan mo ng̃ isang halik bilang siyang wakas at yumao ka na: taglayin mo sa iyo ang alaala ng̃ kanyang pagibig at paggiliw, at gayun din naman ang natutungkol sa iyo para sa kanya. Tapunan mo ako ng̃ huli mong titig at siyang wakas na ng̃ ating pagkikita. Kita'y iniibig at pinakamamahalmahal, ako'y nagmalaki dahil sa iyo at ikaw lamang ang siyang tang̃ing pinaguukulan ko ng̃ aking mg̃a pagasa; ng̃uni't ang lahat ng̃ iya'y nagbagong dagli, at ng̃ayo'y kita'y itinataboy sa aking harap, anak na dumusta ng̃ isang mataas na lahi. Kailan ma'y di na tayo magkakaulayaw na muli. Ayusin mo ang lahat mong kasangkapan. Ikaw ay mayroong maliit na *renta* para sa iyong ikabubuhay. Kung natutungkol sa akin ay hindi ka magkakamit kahi't isang sentimos upang iyong ipag tawid buhay diyan sa anak ng̃ aking tanodhalaman. Pumaroon ka kung saan ang inaakala mong mabuti at gawin mo ang iyong ibig: yamang ganyan din lamang ang iyong inasal. Kung ako'y malamig ng̃ bangkay ay saka muna muling mayayapakan ang kastilyo ng̃ Earles court. Ng̃ayo'y yumao ka na; umaasa ako na bago magbukang liwayway ay lilisanin mo na ang kastilyo.

—Oh, ama ko! hindi ako nananalig sa aking mg̃a narinig! ang luhog ni Reinaldo. Iutos mo po sa akin ako'y lumayu dito; parusahan mo po ng̃ sa aki'y nararapat; ng̃uni't ipahintnlot mo po sa aking kayo'y muling makita ko.

—Kailan man, samantalang ako'y nabubuhay! ang pasubali ni Lord Earle ng̃ boong hinahon, alalahanin mo ako, kung ako'y makita mo ng̃ bangkay, ang kamatayang ko'y di ko lubhang daramdamin, gaya ng̃ pagsuway mo sa aking iyan.

—Ina ko, ako'y inyong ipamagitan, ang wikang nalulunos ng binata.

—Masasayang lamang, ang tugon ng kanyang ama, ginawa mo ang papaganya'y matuto kang magtiis Ayo' kong ako'y maturing na mabangis na ama: kung ikaw ay susulat sa akin ay ipababalik kong muli sa iyong di bubuksan man lamang; tatanggihang kong kita'y makita at madingig ang iyong mga tinig; datapuwa't kung susulat ka sa iyong ina'y di ko ibinabawal. Siya'y mangyayaring iyong makita kahit saang ka naroroon, maliban lamang dito. Mula ngayo'y, paalam! ang araw, ang pagasa at kaligayahan ay nasa sa iyo, datapuwa't tutupding ko ang aking pangungusap. Pumaroong ka sa aking katiwalang si Burt at makipagusap ka ng nauukol sa iyong kuwarta: siya ang sa iyo'y magaaayos ng lahat sa ilalim ng pangalang ko.

—Ama ko, ang sigaw ni Reinaldang umaagos ang mga luha sa mata, pabaunan mo po ako ng isa man lamang ng magiliw mong salita, tabnan yaring kamay kahit minsan man lamang!

—Hindi mangyayari; ang saad na tumalikod sa harap ng kanyang anak na nakataas ang kamay. Iya'y hindi kamay ng isang taong may puri: hindi, hindi ko mahahawakan.

Sa ganitong pangyayari'y si Reinaldo ay yumuko upang maglagak ng isang halik sa kanyang ina, na ng mga sandaling yao'y walang malay pagkatao at may mukhang namumutla at tigib ng mga luha sa mga pagsamo ng kanyang anak. Itinaas ni Milord ang ulo at tuloy nagwika sa binata ng mahinahon:

—Umalis ka na! ¡Huwag ka na sanang makita ng iyong ina dito kung siya'y pagsaulang diwa!

Kailan ma'y di napawi sa loob ni Milord yaong nagmamakaamo at malungkot na sulyap ng binata ng mga sandaling lisanin ang niyayapakang silid.

Ng si Elena ay pagsaulang muli ng diwa, ang kanyang anak ay wala na sa kanyang piling. Sino ma'y di makapagwiwika kay Milord na matigas at mabangis na

ugali ng̃ mg̃a sandaling yao'y itaas ang mg̃a bisig upang kalung̃in ang kanyang asawa at aliwin sa pamamagitan ng̃ magiliw at matamis na pang̃ung̃usap. Anopa't, si Milord ang di ng̃a nakababatid na sa kaibuturan ng̃ puso ng̃ kanyang asawa ay may isang pagasa na sa katagalan ng̃ panahon ay kanya ring patatawirin ang anak niya; tutoong napakahapdi sa loob ni Elena na ipaubayang di masilip si Reinaldo sa ilang buwan ó sa ilang taon; ng̃uni't ang sa kanyang sarili ay muli ring babalik sa tahanang nilisan, sapagka't patatawirin ng̃ kanyang ama sa mg̃a kinamtang kasalanan, subali't di lamang sa madaling panahon.

Si Lord Earle, matigas at may isang pang̃ung̃usap ay di nang̃a inibig na muli pang makita ang yumao niyang anak.

Walang sino mang nakababatid ng̃ mg̃a damdaming tiniis ng̃ amang yaon, sapagka't, ayon sa sabi ni Valentina Charteris ay malabis ang katigasang loob upang panatilihin ang isang pasya. Ng̃ gabi ring iyon ay si Lord ay nakipaghapunan sa kay Charteris at sa anak nito, na di mang binanggit ang anak niyang umalis. Pagkatapos makahapon ay nagkulong sa kanyang silid at ng̃ doo'y narorroon na ay nagsimula na ng̃ kanyang pagdaramdam.

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Lahat ay pawang tapang at kaguluhan sa kastilyo. Ang binatang magmamana ng̃ Earlescourt ay biglang-bigla ang pagalis; inihahanda ang mg̃a ilang kaha at maleta na kanyang dadalhin. Hindi sinasabi kung saan patutung̃o; anopa't ang mg̃a tumutulong sa kanya ay sinasapantahang ang anyong yaon ay isang pagtatanan.

Nahahanda ng̃ lahat para sa pagalis ni Reinaldo sa treng magdaraan sa Greenfield, ang pinakamalapit na estasyon sa kastilyo. Wala siyang taglay ni kabayo, ni alila man lamang; pati ng̃ kanyang kasamasamang si Morton ay maiiwan. Si Elena ay masama ang katawan at ng̃ maghapong iyo'y hindi lumalabas sa kanyang silid.

Si Valentina Charteris ay nagiisa sa salon, nğ sa darating si Reinaldo upang sa kanya'y magpaalam. Gayon na lamang ang pagkagikla nğ dalaga nğ mabatid ang malungkot na naging hangga nğ kanilang pagkikita. Ibig na parunan si Earle upang mamagitna, nğuni't sinansala ni Reinaldo at sinabing walang masasapit, sapagka't anomang pakiusap ay di pakikinggan at di rin magbabago ang wakas nğ kapasyahan.

Nğ mamalas ni Reinaldo yaong magandang mukha ni Valentina, ay naalaala niya yaong mğa sinalita nğ kanyang ina, nğ sila'y minsang nagkaulayaw, na "ang dalagang iya'y walang ibang sinisinta kundi ikaw lamang."

—Saan kayo paroroon, ang tanong nğ kanyang pinagpapaalaman at ano ang inyong gagawin?

—Ako po ay paroroon sa aking giliw na kasi at kami'y maglalakbay sa malayu dito. Oh! huwag kayong maawang lubos sa akin, Valentina, wala akong magagawa sa aking napagsapit na kalagayan Kung ang aking pangtawid buhay ay hindi makasapat sa akin ay ako'y magbabatak nğ bisig. Sa kaunting pagaaral ay ako'y mangyayaring maging isang pangkaraniwang artista. Huwag ninyong kalilimutan ang aking ina, Valentina at sabihin mo po sa akin, "Nawa'y patnubayang kayo nğ Diyos."

Ang puso nğ dalaga ay gayun na lamang ang pagkalunos. Ibig sanang sabihin ni Reinaldo ang sa kanya'y paghanğa at muling banggitin ang sila'y maging magkaibigan habang nabubuhay: nğuni't walang sukat na maging daan, sapagka't laging naghihimutok: kaya nğ kanyang abutin ang kamáy at magpaalam, ay walang naisagot sa kanya kundi:

—Adiyos Reinaldo!... Pagpalain nawa kayo ni Bathala!... Magkaroong kayo ng tapang: ang taong marunong makipaghamok sa lalong mapait na kabuhayan ay siyang maituturing na bayani sa mğa bayani.

Nilisan nanğa ni Reinaldo ang tahanan nğ kanyang ama sa katahimikan nğ gabi, samantalang siya'y nag-

lalakad, ang kanyang ina'y nakasandig sa sariling hihigan at naghihimutok, at ang kanyang ama na nasa sa loob ng silid ay wala na lamang pinakikinggan kundi yaong bawa't ingay, at ng kanyang madinig na masara yaong pintong nilisan ni Reinaldo, ay para manding nakarinig siya ng ipinakong takip ng ataol ng kanyang anak na namatay.

Ng kinabukasa'y si Charteris at ang kanyang anak ay tinalikdan na ang kastilyo. Si Milord ay hindi nagpahalata kamunti man ng masidhing dagok ng dusa na tinatamo niya sa kanyang puso. Samantalang ang kanyang mga panaohin ay naroroon pa sa kanyang bahay ay nagpapamalas siya ng kasiyahangloob; inihatid niya hanggang sa karwahe at doon siya nagpaalam na taglay ang isang ngiti sa kanyang mga labi. Pagkatapos ay dagling nanumbalik sa kanyang tahanang taglay ang isang di mailarawang kalungkutan.

Samantalang ang mga araw ay lumilipas at nakararaan ang mga buwan at si Reinaldo'y hindi umuwi ng bahay, ang pagtataka at kagiklahanan ay naghari sa mga naninirahan sa Earlescourt. Si Lord Earle ay kailan ma'y di binabanggit ang kanyang anak; nguni't ang usapusapan ay naparoon sa ibang lupa at doon naroroon sa Italia.

Si Milord ay para manding natapos na sa kanya ang lahat; walang anomang pagasang sa kanya'y nananatili; ipinaubaya niyang lahat ang mga panukala para sa darating na panahon: ang banal niyang adhika'y naparam ng lahat at halos ang kabuhayan niyang tinataglay ay wala ng kasaysayan pa.

Si senyora Elena sa ganang kanya, ay walang sinasabi ukol sa kapahamakan niyang napagsapit. Siya'y laging nagaantay sa panahong ipagpapatawad ng kanyang kasi sa giliw niyang anak.

Si Valentina ay nakikisangayon sa kinahinatnan ng kanyang kapalaran, bagamang di niya nalilimutan

yaong magiliw at mahal na binatang napatangkilik sa kanyang kupkop at lubos na umaasa sa kanyang tulong.

Maraming manliligaw ang sumusuyo at humahandog sa kay Valentina, nguni't ang lahat ay pawa niyang tinatanggihan. Nagaantay siyang makatagpo ng katulad ni Reinaldo Earle, at liban dito'y wala na.



# IX

SA isang mainam na kinta na naroron sa pangpang ng ilog Arno doon tumira si Reinaldo na kaalakbay ang kanyang batang asawa. Matapos siyang makaalis sa kastilyo ay nagtuloy sa Eastham, na puno ang puso ng dusa sa iniwan niyang tahanan; nguni't inapawan ng katuwaan ng kanyang maisip na sa kanilang dalawa ni Dora ay walang sino pa mang makapanghihimasok. Sinaysay nga niya kapagkaraka sa kanyang maalindog na kasi ang hirap at sama ng loob na tinamo niya sa kanyang ama; at ng sandaling kanyang mawakasan, ay magiliw siyang niyapos sa liig ni Dora at nagsimulang tumangis.

Ipinangako ni Dora na dahil sa ganyang hirap na dinanas niya ay siya'y sisintahin at iibigin magpakailan man.

Nguni't isang bagay na nakapagtataka! ng magsalaysay si Reinaldo sa kanyang tumatangis na asawa ng pinagdaanang dusa ay di nabanggit si Valentina Charteris, ni kahi't man lamang nabigkas ang pangalan.

Madali ngang naisaayos ni Reinaldo ang lahat; nagpautos sa kay Esteban Thorne at sa asawa nito, at sa madaling salita'y sinabi niya ang lahat ng kaparaanan ng pagkakakasal nila ni Dora.

—Dinaramdam ko ng labis, ang wika ni Esteban, hindi ako umaasa na magiging mabuti ang pagaasawang iyang di nagkakabagay. Ang anak ko'y naka

gawa sana ng̃ lalong magaling kung nanatili sa bahay ó napakasal sa binatang tagabukid na aking lubos na pinakamimithi. Ang agwat na humahadlang sa inyong dalawa ay napakalaki at ako'y nagaalaala sa wakas na paggyayarihan.

Si Reinaldo ay natawa sa gayong akala na siya'y magdadalang yamot sa kay Dora.

Ang butihing tanodhalaman at ang kanyang asawa ay humiwalay kay Dorang nunukal ang mg̃a luha. Hindi na siya muling babábalik sa kanyang abang tahanan upang magparinig niyong matamis na tinig anghel na ipinagkaloob sa kanila ng̃ Makapangyarihan. Maraming mg̃a nakapanglulumong mg̃a hula sa sasapitin ng̃ dalawang magkasi, ng̃uni't huli na, at pawang walang masasapit.

Ang mg̃a unang balita na tinanggap sa kinta sa malapit sa pangpang ng̃ Arno, ay yaong dalawang magasawa ay umalis sa kondado ng̃ Earle upang manirahan sa isang maliit na dampa sa kondado ng̃ Kent, na kinukupkop ni Elena na siyang nagbigay ng̃ mg̃a bagay na iyon. Si Earle ay kailan ma'y di nagusisa kung saan ang pinatung̃uhan ng̃ kanyang anak.

Sa gitna ng̃ kagalitan ng̃ kanyang ama at pagpipighati ng̃ kanyang ina, sa gitna ng̃ kaabaabang tahanang kanilang kinadoroonan, si Reinaldo ay maligayang tutoo sa loob ng̃ ilang buwan sa piling ng̃ kanyang maalindog na kasi. Siya'y natutuwang lubha ng̃ pagtuturo kay Dora, na minamasdan yaong mapanghalinang mukha at maririkit na mg̃a mata.

Sa puso ni Reinaldo ay walang nakabibihag kundi yaong maalab na pagibig sa kanyang maalindog na kasi; at tuwi na'y walang naghahari sa kanyang kalooban kundi yaong damdamin, na sino man at liban sa kay Dora ang makapagtataglay ng̃ magiliw at tapat na pagibig. Tunay at hindi niya maturuang maigi bagaman gaanong laki ng̃ kanyang pagsusumakit. Inaasahan ni Reinaldo na sa katagalan ng̃ panahon ay matututo rin si Dora ng̃ mg̃a pagdidibuho ng̃ bahagya; datapú-

wa't si Dora ay kailan ma'y di makagawa. Boong kasunuran niyang hinahawakan ang lapis at papel sa kanyang mg̃a kamay at nagsisimula ng̃ kanyang gawain; ng̃uni't yaong mg̃a guhit na pang̃it ay kailan ma'y hindi mapatuwid. Kung minsan ang dibuhong ginagawa ay nakatatawa, kaya't silang dalawa, nagtuturo at tinuturuan ay pawang katatawanan ang nangyayari. Sa mg̃a ganitong pangyayari ay hindi maipagkakait ni Dora ang tinataglay na kababaang uri, at kung kanyang naaalaala ay dagling umaagos ang mg̃a luha sa mg̃a mata at tuloy magtitigil na at bibitiwan ang papel na kanyang taglay sa kamay. Kung ang gayo'y mamasdan ni Reinaldo ay agad ng̃ kukunin sa kanya ang lapis, at si Dora na nakayapos sa liig niya ay tinatanong siyang nagaagamagam, na anya'y: marahil ay mahigit ang iyong katuwaan kung nagasawa ka sa isang babayeng matalino kay sa akin.

—Hindi at makalilibong hindi: ang isinasagot.

—At seguro ka baga, ang saad ni Dora, na ikaw ay di magsisisi sa pagkapili mo sa aking iyong naging kasi?

—Hindi, pinakaiibig ko, ang nagiging katugunan ni Reinaldo, ikaw ang aking kaligayahan sa buhay ko.

Nagdudulot ng̃ isang tunay na katuwaan kay Reinaldo ang maupo sa pagitan ng̃ mg̃a laureles at mirtos at basahan si Dora ng̃ lalong maiinam na tula. Kahima't hindi nababatid nito ang mg̃a nilalamang kahulugan ng̃ babasahin, ay ang kanyang mukha'y nagpapamalas ng̃ kasiyahan kung naririnig yaong mg̃a pang̃ung̃usap na nagbubuhat sa mg̃a labi ng̃ kanyang giliw. Nagbibigay ding kaligayahan ang maupo sa tabi ng̃ ilog Arno upang masdan yaong mg̃a bughaw na tubig na nagliliwanag sa mg̃a tilamsik ng̃ araw. Doo'y si Dora ay nagdaranas ng̃ anaki'y nasa sa kanyang linisang bahay. Wala siyang gaanong masasabi sa mg̃a aklat, sa mg̃a musika at sa mg̃a pintura; datapwa't gaano ang kanyang mawiwika sa kalakhan at kariktan ng̃ katalagahan? Nababatid niya ang mg̃a pagba-

bago ng̃ kulay ng̃ lang̃it, ang iba't ibang kulay ng̃ alon, ang sarisaring hihip ng̃ hang̃in at ang nakapagtatakang tinig ng̃ mg̃a ibon. Ang lahat ng̃ ito'y nagdudulot sa kanya ng̃ kaligayahang di sukat mailarawan. Si Reinaldo ay di siya maturuan gaano. Mawilihing makinig si Dora ng̃ mg̃a tula; datapuwa't hindi makatanda kahiman lamang kaunti. Maibigin makabatid ng̃ mg̃a pang̃alan ng̃ bantog na autores, ng̃uni't di matira kahi't isa man lamang sa kanyang pananda, suka't sa wakas ay itinigil nang̃a ni Reinaldo ang pagbabasa ng̃ mg̃a libro at iminulan sa kanyang sarili na magantay muna ng̃ panahong magkaroon ng̃ wastong pagiisip ang kanyang tinuturuan.

Dagli ng̃ang naunawa ni Dora na mahirap siyang matutong bumasa: binubuksan niyang madalas ang kanyang aklat at nagsusumakit na basahin, ng̃uni't walang mapagsapit, ang namamalagi sa kanyang panining̃in at parang nakikita ay yaong malalayong kabundukan ó kung minsa'y yaong mg̃a alon ng̃ tubig sa ilog. Kailan ma'y di siya makabasa kapag ang araw ay sumisikat, ó kung may isang ibong nagsasabog sa himpapawid ng̃ nakawiwiling tinig.

Sa ganitong mg̃a pangyayari'y si Reinaldo ay nagbago ng̃ oras ng̃ pagtuturo, sa lugar ng̃ sa araw ay minagaling niyang gawing sa gabi. Tuwing magsisindi ng̃ ilaw sa gabi ay pinasimulan niya ang banal na tungkulin, ang pagtuturo sa giliw na kasi; ng̃uni't halós di pa nagtatagal ang mg̃a sampung minuto ay unti-unti ng̃ nasasara ang maririkit na mata ni Dora sa tinataglay na antok at si Reinaldo ay napagiisa sa gawang pagbasa.

Dalawang taon ang nakaraan ng̃ si Reinaldo ay di na makatagal ng̃ pagtuturo sa kanyang asawa.

Bago pa lamang tumutuntong sa ikatlong taon ng̃ pagkakasal nila: si Dora ay bumibilang na sa dalampung taon at si Reinaldo'y dalawampu't tatlo. Walang kamunti mang katuwaan ang naghari ng̃ sumapit sila sa hustong gulang: ang ganito'y nangyari

sa laot ng̃ katahimikan at halos di naramdaman. Madalas si Reinaldo ay tumatanggap ng̃ mg̃a balita sa Inglaterra, mg̃a sulat sa *alqueria de Kent* na naguulat ng̃ mg̃a kaukulan sa nilisan niyang tahanan at mg̃a sulat na nanggagaling kay Elena, anopa't naglalaman ng̃ pawang kalungkutan at kung minsa'y may bakas ng̃ mg̃a luha. Sa bawa't sulat ni Elena ay nalalakip itong mg̃a sumusunod na pang̃ung̃usap:

"Tanggapin ang aking pagmamahal kay Dora!"

Sa loob ng̃ tatlong taong nabanggit ng̃ pagkakakasal ng̃ dalawa, ay naranasan na ni Reinaldo ang paghihikahos ng̃ kanilang kabuhayan: ang tinatanggap nilang salapi ay liban sa tatlong daang libra sa taon taon na ipinamana ng̃ inaama sa kay Reinaldo; sa kay Dora ay tila manding ang gayo'y napakarami na; ng̃uni't sa magmamana ng̃ Earlescourt ay di nakasisiya sapagka't nahirati na sa paggugugol ng̃ higit pa sa roon sa mg̃a damit lamang. Ang mg̃a nagpapautang sa kanya ay nang̃ayayamot na; ang sumulat man siya sa kanyang ama ay walang masasapit; ng̃uni't siya'y di nagsasawa ng̃ paghing̃i sa kanyang ina ng̃ kuwarta sapagka't nababatid niyang ang matuluyang ipagbili ang lalong kaisaisang hiyas nito ay di siya matitiis na di padadalhan ng̃ lubos na pangtawid buhay.

Si Reinaldo ay natuluyan ng̃ang pumasok na magpintor. Nagsimula siya ng̃ kaunting pagaaral at si Dora ay walang ginagawa kundi ang mamalagi sa kanyang piling at humang̃a sa kariktan ng̃ mg̃a ginagawa niya. Sa katagalan ng̃ panahon ay ipinang̃ang̃aku niyang siya'y, kahima't hindi maging lubhang matalino, datapuwa't magiging isang mabuting artista. Ang kanyang mg̃a pintura ay hindi pa makagigising sa loob ng̃ marami; ng̃uni't darating ang araw na sa kaunting pagkasanay ay matatanghal siyang isang dakilang artista, na kamamanghaan ng̃ marami.

—Bakit hindi ka umutang ng̃ salaping iyong sukat ng̃ gugulin sa mg̃a maysalapi? ang madalas na itinatanong sa kanya ng̃ mg̃a ilang mabubuting binata.

Ang kondado ng̃ Earle ay mapapasaiyo balang araw; dahil dito'y mangyayari kang mang̃utang kung iyong iibigin.

Itinakwil ni Reinaldo ang ganitong panukala ng̃ kanyang mg̃a kaibigan. Minimithi pa niya ang siya'y magtaman sa kanyang hilig na pagpipintor, kay isiping mang̃utang ng̃ natutungkol sa kanyang pamumuhay. Hindi nagtagal at ang mg̃a kuwadro ni Reinaldo ay nagtamo ng̃ malaking pagkakabantog, kaya't maraming lubha ang nakaibig na magsibili. Ipinagbili ng̃ang lahat ni Reinaldo at ang kuwartang napagbilhan ay naging karagdagan sa tinatanggap niya taon taon.

Ang pang̃alan ni Reinaldo ay nakilala na sa boong Florencia. Yaong mg̃a tao na ng̃ una'y nagaalang̃aning makipagkilala sa kay Earle, ay siniglan ng̃ malaking pagkakaibig na makipagkita sa matalinong artista at sa kanyang batangbatang asawa. Dito nang̃a nagsimula ang nabagong kilos ni Reinaldo Earle. Kung siya'y namalagi sa labas ng̃ mg̃a kapisanan, marahil ang kanyang kalagayan ay kakaiba sana; ng̃uni't libolibong anyaya ang nagbubuhat sa iba't ibang dako, at si Reinaldo ay ng̃ di na makatiis ay napilitang magpaunlak.

Si Dora ay hindi naibigan ang ganitong pagbabagong kilos; siya'y nagdaranas ng̃ kalungkutan kung saan ang kanyang asawa ay nababantog at hinahang̃aan. Sa mg̃a taong nagsusumakit ng̃ pakikilahok ni Reinaldo sa kapisanan ay nabibilang ang magandang kondesa Rosali, lahing ingles na nagasawa sa konde Rosali, mahal at napakayamang taga Florencia.

Sa Florencia ay walang napakabantog na gaya ng̃ magandang kondesa. Hindi mangyayaring maipagkait na sa kondesa Rosali ay nakagagalak ang kaunting pagmamakisig. Ang ganito'y batid ng̃ labis ng̃ kanyang asawa, kaya't walang ginagawa kundi ang magmasid na lamang sa tinataglay na kariktan. Sa matigas na ugali ng̃ konde, ang magandang kondesa ay nagpapamalas ng̃ animo'y nahahawig sa mg̃a paroparong bukid kay sa isang may wastong kaisipan. Na-

babatid din niyang kahit na ang kanyang asawa ay magtawa at magsasalita sa iba, kahima't maibigin sa kapurihan, datapuwa't ang puso'y may lubos na pagtatapat. Maibigin sa matitingkad na kulay at sa lahat nḡ mḡa nakaliligaya at nakapagpapadilag. Mula pa sa kabataan ang kondesa Rosali ay di nagdanas nḡ anomang pighati; sa kanyang mukha'y napipinta ang walang kupas na kasayahan.

Ang magandang kondesa ay nagmimithing makilala si Reinaldo. Kanyang nakita ang ilan sa mḡa ipininta nito sa bahay nḡ isa niyang kaibigan; isang kuwadro na mahinhin, nḡuni't nakahikayat sa kanya; kinalalarawanan nḡ isang ramilyeteng mḡa bulaklak gubat sa Inglaterra, na ang pagkakapinta'y anaki'y mḡa sariwa at kapuputol lamang sa sariling puno.

—Kung sino man sakali ang puminta nito, ang saad nḡ kondesa, ay napagkikilalang maibigin sa mḡa bulaklak, at nakababatid nḡ kahulugan nḡ isang sanḡa nḡ nasabing mḡa bulaklak sa Inglaterra.

Ang kondesa'y hindi nagpuknat hanggang di nakilala si Reinaldo at gayun din, inibig na makilala rin si Dora. Ang kanyang walang kibong konde ay nanḡiti nḡ mahalata ang kamanghaang tinamo nḡ kanyang asawa sa makisig na binatang ingles. Nakalugod sa kondesa ang pagmumukhang tinataglay nḡ magmamana nḡ Earlescourt at ang malinaw na kulay nḡ buhok nito. Gayun din, nalugod siya kay Dora, subali't napaghalata niya na kung minsa'y may mḡa sandaling ang maririkit at nakahahalinang kasi ni Reinaldo ay nagdudulot sa kanya nḡ pagkagikla, tungkol sa tinataglay na kamangmanḡan, maging sa pagkilos at mḡa panḡunḡusap.

Iilan na lamang araw ang natitira upang si Reinaldo at si Dora ay dumating sa kinta ni Rosali. Anong laking kabutihan sa kay Reinaldo kung di niya iniwan yaong kanyang mahinhing tahanan sa malapit sa pangpang nḡ ilog Arno!



# X

NANG si Reinaldo at ang kanyang asawa ay manghimasok na sa mĝa kapisanan ay lumaki na ang dating mĝa paggugugol nila: may mĝa araw na ang mĝa pinagbibilhan sa mĝa pintura ay hindi makasapat na ipamayad sa mĝa utang; sa ganitong pangyayari'y si Reinaldo ay di nakatiis at ang kaawaawang si Dora na walang maalamang gawin, ay tumatanĝis, at sinisisi ang kanyang sarili na siyang naging dahilan nĝ ganitong mĝa kahirapan.

Ang kondesa ay nababatbat nĝ mabubuting kapisanan; may kimkim na inĝat sa pagpili nĝ mĝa kakilala, kapara nĝ kanyang pagpili nĝ mĝa isinusuot niyang alahas at mĝa bulaklak. Lagi niyang tinututulan na tanggapin sa loob nĝ samahan ang mĝa taong mangmang at walang mabuting kabuhayan: ang kanyang mĝa kaibigan ay pawang magaganda, mabuting makipagharap at makikisig; ang kabalyero na pumapasok at mabilang sa mĝa kasapi, ay nararapat magkaroon nĝ matalinong isip, liksi ó kasipagan. Kahi't minsan man lamang ay di nawawalan nĝ mĝa kasayahan at paglilibang sa kinta; naroon ang magliwaliw sa parang, maglakbay bayan, maghapunan, magsayawan, anopa't sa minsang sabi'y ang bawa't maisipan nĝ marikit na nanĝunĝulo ay siyang nangyayari; may mĝa panahong nililibot hanggang ang mĝa komedya nĝ mĝa *aficionados*.

—Tulungan ninyo ako, ang winika ng isang umaga ng kondesa ng si Reinaldo at si Dora ay pinauunlakan ang sa kanila'y paanyaya nito, upang tumungo isang araw sa kinta; tulungan ninyo ako, sapagka't nais kong hangain ang lahat ng tao. Nababatid ko na marami ang paririto sa Florencia na pawang matataas sa Inglaterra, at ang isa sa kanila ay yaong magandang dalagang magmamana, sa biglang sabi'y isang kariktan. Kinakailangang tayo'y magayos ng mga kuwadro: ano kaya ang lalong mabuti? Isipin ninyo ang pinakamainam sa nasa sa Florencia.

—Kung ibig din lamang ang lalong mainam, ang tugon ni Reinaldong nakangiti sa mga nakamamanghang kilos ng kondesa, ay magpaliban ng ilang panahon upang makapagisip, sapagka't sa akala ko'y naubos ng lahat halos ang mga ikasusunod at kaisipang ko sa ngayon.

—Ang isang artista ay kailan ma'y di kukulangin ng mga ikasusunnd; kapag ang lahat ng bukal ng kaisipan ay naubos na, ay panahong masasabi ninyo sa aking kayo'y wala ng iba pang mga bagong diwa. Umaasa akong nakamalas kayo ng maraming mga mapaparisan at mapagkukunang huwad, ang dagling saad na nakatingin sa kay Dora; sabihan mo nga po ako ng ilan.

Si Dora ay namula; sumaisip niya ang alaala sa mahinhing tahanang may maliit na salas, at nagdamdam ng kalungkutan at pagkahapis.

Kailan ma'y di ako nakakita ng inyong binanggit: ang pakling parang napipilitan at saka namula ang mukha.

Ang kondesa ay napatigagal, at si Reinaldo ay magiliw na minamasdan ang dalawa.

—Ang aking kasi ay napakabata ng kami'y pakasal at hindi pa nakababatid ng mga nilalaman ng mundo ang wika ni Reinaldo, na taglay ang isang nasang yaong mga luhang malimit umagos sa mga mata ni Dora ay huwag tumulo.

—Ah! samakatuwid ay walang kapararakang mabilang sa ating kapisanan, ang biglang sagot ng̃ kondesa. Tayo ng̃a'y lumabas muna sandali upang doo'y magusap.

Magkasama nang̃a ang dalawa na tinatahak yaong maririkit na sahig na nababakod ng̃ nagiinamang mg̃a brandilya, at mula doo'y nagsitung̃o at umupo sa ilalim ng̃ mg̃a malalagong punong kahoy.

—Ng̃ayo'y mangyayari tayong magtalo ng̃ boong kasiyahan; ang dugtong ng̃ kondesang may mataas na tinig. Sa pamamagitan ng̃ inyong pahintulot ay sasaysaying ko sa inyo ang ilan kong mg̃a pagkukuro.

Ang kondesa ay walang gaanong katalinuhan; ng̃uni't si Reinaldo ay napamangha mandin sa mg̃a pagkakasunodsunod ng̃ diwang sukat na pagkunan, ang lahat ay pawang pili at tutoong makabuluhan. Kahit isang sandali'y di hinadlang̃an yaong pagsasalaysay at di rin naman nagtaglay ng̃ kapaguran; samantalang si Dora, ay laging nakaupo lamang, na ang mukha'y namumula, at nagdaranas ng̃ malaking kahihiyan.

Sa unang sandaling bag̃o umupo sa ilalim ng̃ mg̃a lilim ng̃ kahoy ang dalawa ng̃ umagang yaon, si Reinaldo ay inihahalintulad mandin ang kanyang kasi sa masaya at magiliw na kondesa; ng̃uni't anong pagkakamali, gaanong pagkalakilaki ng̃ agwat ng̃ pagpapaparis na kanyang isinagawa.

Sa ganitong pagkakataon, si Reinaldo ay nagdalang kahihiyan sa kanyang asawa, kaya't naisip niya na bagay na turuang mabuti upang mangyaring makilahok sa mg̃a paguusapan.

Ang maiinam na mata, ang mg̃a kulot at maiitim na buhok, ang mg̃a ng̃iti at mapupulang labi ni Dora, ay nakahahalina sa kalooban ni Reinaldo; ng̃uni,t sa katagalan ng̃ panaho'y nagdalang kayamutan ang lalaki sa ganitong mg̃a kagandahan. Si Dora ay walang pinamamalagi sa kanyang sarili kundi ang mg̃a luha at mg̃a magiliw na ng̃iti. Nakaupo doong nang̃ing̃imi at nangigilalas sa karamihang nalalaman ng̃ damang kaulayaw ng̃ kanyang kasi, sa kainamang magbukang

bibig at karunungang mangusap; manakanakang dinadaluyan ng pagaagamagam ang kanyang puso at natatakot na si Reinaldo ay hindi maligayahan sa kanya. Ang mga mata niya'y walang sukat na pagkalagyan na parang may hinahanap sa malayong kabundukan. Oh! hindi malayo na sumapit ang panahon na siya'y magsawa sa pagibig niya sa akin at magnais pagkatapos na pakasal sa ibang babaying kauri niya? Kung ito'y nagugunamgunam ni Dora ay nalalarawan sa kanyang mukha ang malaking kahapisan.

—Ipakikita ko po sa inyo ang mga dibuho ng mga traheng maiinam, ang saad ng kondesa, naroroon sa aking susulatan, ipagpaumanhin ninyo sa aking sandali.

Ng yumao ang kondesa ay napagisa si Dora at ang kanyang kasi.

—Alangalang sa Diyos, Dora, ang winika sa kanya ng mahinahon ni Reinaldo, magpakatalino ka ng bahagya! ano ang sasabihin sa iyo ng kondesa? Tila ka isang musmos.

Anong pagkakahidwa ng pangyayari.

Ang mga inasal na yaon ni Reinaldo ay dapat sanang ikatuwa at ikasaya ng kaulayaw: nguni't hindi, ng mga sandaling marinig ni Dora ang mga binitiwang pangungusap ng kanyang kapiling ay dinamdam na parang isang mahayap na sundang na tumimo sa kanyang dibdib, kaya't natulo na naman ang luhang katulad ng agos sa kanyang maririkit na mata.

—Huwag mong gawin kailan man ang papaganyan, ang patuloy ni Reinaldo, sapagka't tayo'y kaiinisan ng boong taga Florencia. Ang taong may wastong turo at kabaitan ay hindi napadadala sa damdamin sa harap ng madla.

—Naito po ang dibuho, ang wika ng kondesa na hawak sa isang kamay.

Sa minsang sulyap ng kondesa ay napansin yaong mga luha ni Dora at ang mukhang malungkot ni Reinaldo; at sa pagkakaniig ng dalawa ay nagkapanahon

si Dorang magpawing kalumbayan; anopa't yaon nanga lamang ang huling anyaya na magkasama ang batang artista at kanyang asawa. Ang kondesa Rosali ay masindakin sa lahat ng natutungkol sa pagkakaalit sa pamumuhay.

Mula nanga noo'y nadala na si Dora ng pagsama sa mga paanyaya sa kay Reinaldo. Kung may dumarating na anoman anyaya ay ganito ang sinasabi niya:

—Pumaroong ka ng magisa Reinaldo, sapagka't kung ako'y sasama sa iyo ay marahil ay ako'y pagtatanungan ng libolibong bagay na di ko mangyayaring masagutan, sa ganitong paraa'y magdadalang dusa ka lamang at ako nama'y mahihiya sa aking kamangmangan!

—At bakit di ka magaral? ang madalas itinatanong ni Reinaldo ng may halong pagmamahal.

—Hindi mangyari, ang isinasaad ni Dorang umiiling ng malungkot. Ang tanging pinagaralan ko sa aking kabuhayan ay ang kita'y ibigin lamang.

—Iyan ay itinuro sa iyo ng puso: ang itinutugon ni Reinaldo.

Sasapupuhin nga ni Reinaldo ang maalindog na ulo sa pagitan ng kanyang mga kamay, bago lalagakang ng isang matunog na halik at magisang yayao.

Untiunting nauugalian si Dorang maiwan sa bahay at si Reinaldo'y magisang umalakad. Ito'y di nagaalinlangang iwang magisa ang kanyang kasi, at wala namang kamunti mang sinasabi sa kanya kung siya'y umaalis: ang mukha'y palaging masaya at nakangiti kung si Reinaldo'y umaalis, gayun din kung dumarating ng paguwi.

Nadidilidili ni Reinaldo na si Dora ay malaki ang kaligayahan sa bahay kay sa isama sa iba't ibang lugar at ang mga kapisanan sa mundo ay nakagagambala para sa kanya.

Ang kanyang mga kaugalian ay gayun di'y untiunting nagbabago; samantalang si Reinaldo ay malimit sa kapisanan, si Dora ay walang ginagawa kundi ang manatili sa tahanan.

Maraming araw ang nasasayang sa magmamana ng̃ Earlescourt, sapagka't hindi man lamang nakukuha ang magbukas ng̃ mg̃a aklat kung siya'y dumarating ng̃ hapon, sanhi sa halos di pa sumikat na mabuti ang araw sa kinabukasan ay nililisan na niya ang kanyang tahanan. Manakanaka'y nadaranasan ni Reinaldo na makaraan ang isang maningning na usapan ay sumasagi sa kanyang gunamgunam ang alaala sa iniwan niyang si Dora sa bahay, sa mahirap na gawain at sa kapos na kabuhayan nila na madalas nagpapasakit sa kanyang .kalooban.

Ang dalawang batang magkasi ay di bumabanggit kailan man ng̃ natutungkol sa kanilang mg̃a magulang sapagka't napapansin ni Dora na si Reinaldo ay laging nalulumbay, kapag tumatanggap ng̃ liham ni Senyora Earle. Dumating ang panahon na si Dora ay siniulan ng̃ pagaalinlang̃an na di man ipinagtapat sa kanyang mg̃a magulang, matatakutin na ang kanyang-kasi ay makaaalaala ng̃ maraming bagay na di niya nais na tugtugin sa loob.

Kung nagkaroon man lamang ng̃ isang tapat na kaibigan na namagitan sa kanilang mg̃a kapakanan sa pamamahay, at ipinahiwatig ang kapang̃anibang mangyayari, marahil ang istorya ni Reinaldo Earle at ng̃ kanyang asawa ay naging kakaiba sana.

Ang boong taga Florencia ay nakabatid ng̃ tinataglay na kabuhayan ni Reinaldo: sinasabisabi na anak ng̃ isang mayaman sa Inglaterra, na nagbigay bagabag sa kanyang ama sanhi sa pagaasawa sa isang di nababagay ayon sa tinataglay na kababaang uri ng̃ babaye; anopa't siyang magmamana ng̃ titulo sa panahong darating ng̃ yaman ng̃ kanyang angkan. Libo libong mg̃a mayayaman ang sa kanya'y naghahadog ng̃ malalaki at maiinam na tahanan sa Florencia at saan man dako'y siya'y tinatanggap na mabuti.

Ang marami'y nang̃ing̃iti kung nasasalubong si Reinaldo sa kanyang paglakad kung di kaalakbay ang gi-

liw na kasi, at nasasabisabi sa sarili ng mga tao ang pabiglang pangungusap na nalalaman ng pagkahabag. Kaawaawang si Dora!

Kailan ma'y di batid ni Reinaldo kung paano nakararaan sa kanyang kasi ang mahahabang oras ng kanyang pagalis. Kailan ma'y di nagpapakita ng kayamutan ó kalungkutan sa kanya, at kailan ma'y di nagpamalas kamunti man ng bakas ng mga luha sa maririkit na mga mata, bagamang tuwina'y binubukalan ng di gagaano lamang. Sa hinabahaba ng mga oras mulang umaga hanggang hapon, ang kaawaawang dalaga ay palaging nakaupo at iniisip yaong tahanan niyang nilisan sa Inglaterra, na kanyang kinamulatan mulang pagkabata at pinagiwihan sa kanya ng pinakamamahal niyang mga magulang; naalaala din niya yaong si Rodolfo, at ang marikit na tahanan nito na nababakod ng mga lungtiang damo, na doo'y tatanghalin siyang isang panginoon at walang sino mang taong nauukol sa mataas na kapisanan na gagambala sa kanya ng maraming tanong at wala rin namang magpapalagay sa kanyang mangmang ó tunggak, kung siya niyang naging kapalaran. Ang lahat ng ito'y iniisip ni Dora, di sa kakulangan ng pagibig kay Reinaldo, kundi sa katakutang makalahok sa kanyang pagsinta.

Untiunting ang magdaraya at masayang kapisanan na kinaaaniban ni Reinaldo ay naghahari sa puso nito. Dito nanga nagsimula ang pagpapaubaya sa sariling tahanan, ang pagkayamot sa kay Dora; at sa wakas ang ganitong pagsasawa at pagkayamot ay di na mapula.

Tunay nga't kailan ma'y di nagpakitang bagsik ó kagaspangan si Reinaldo sa kanyang kasi; datapuwa't naparam na yaong datihang ugali na lumagay sa piling ng kanyang liyag sa mga unang oras ng umaga; ipinaubaya na ang lahat ng adhikang turuan siya at basahan ng maririkit na aklat na nakalilibang: ang mahinhing si Dora na pinaghaharian ang sariling damdamin ng isang maalab na pagibig, at wala na kundi

pagibig lamang ay dagling napansin ang mĝa gayung pagbabago.

Si Reinaldo ay nakahalata rin nĝ ilang mĝa pagbabago nĝ kanyang nililiyag. Ang kasayahan nĝ mukha at mĝa nĝiting mapanghalina na tuwina'y namumulas sa maririkit niyang labi ay karakarakang napawi. Ang kadakilaan nĝ mĝa kilos niya ay untiunti ring nawawala. Sa akala ni Reinaldo ang ganitong namamalas niyang pagbabago ay natutungkol sa pagkakamit nĝ mabuting aral nĝ kapisanan at pagkakasulong nĝ sariling isipan, kaya nĝa't di ikinabalisa nĝ kanyang kalooban kundi bagkus ikinatuwa pa.

Dinamdam na lubha ni Reinaldo yaong kasalatan sa kanyang kabuhayan at siyang naging dahilan nĝ masamang kahangganan. Hindi na siya makabili nĝ isang ramilyeteng bulaklak upang ipagkaloob niya sa kondesa, sapagka't di ipahintulot nĝ tinataglay niyang katayuan; di rin siya magkaroon nĝ isang kabayo na katulad nĝ mĝa sinasakyan nĝ kanyang mĝa kaibigan at ang ganito'y nagbibigay dusa sa kanyang sarili.

Si Reinaldo ay nagpatuloy sa gawang pagpipinta; anopa't kung minsa'y nakagagawa siya nĝ mainam at kung minsa'y hindi.

Ang Principe di Borgezi ay isa sa mĝa maibigin sa maririkit na gawa. Ang kanyang palalo at malaking tahanan ay napapalamutihan nĝ mĝa sarisaring kuwadro nĝ mĝa pintura. Minsa'y nakita niya ang ilan sa mĝa ipininta ni Reinaldo, kaya't ihinabilin dito na mangyari lamang siyang igawa nĝ isang pintura na pinakamainam.

Araw gabi'y di matahimik si Reinaldo nĝ pagiisip sa kanyang natanggap na gawain. Minsa'y sumaisip niyang gumawa nĝ natutungkol sa isang pinagdaanang buhay nĝ isang tao at doo'y ilarawan niya yaong maamo at kaakitakit na mukha nĝ kanyang kasi; datapuwa't anhin man niyang ipinta ay di makuha ang taglay na bikas ni Dora, kaya nĝa,t sa wakas ay ipinaubaya niya at muling umisip nĝ iba.

Isang araw ng siya'y nagpapahingaley sa labas ng kanyang tahanan ay sumaisip niya yaong isang mainam na pagkukunan ng kanyang ilalarawan: Dili iba't ang Reyna Guinevere na taglay ang kaalindugan ng sariling kabataan, ang kaamuan at marikit na mukha at sampu ng ginintuang buhok, ang naglutang na mga plumahe sa ulo at nagkisapkisap na mga brillante sa binilog bilog ng pangangatawan ay siyang naghahari doon sa diwa ng bantog na artista. Si Launcelot na may nakapangabayo sa piling niya; ang pagmumukhang tinataglay ni senyor Launcelot ay pangkaraniwan at madaling makikilala ng marami, nguni't, allng kaya ang kanyang pagkukunang mukha ng natutungkol sa kay Guinevere? At saan siya tutuklas ng isang tikas na nagtataglay ng mga mahiwagang pangarap? Ang pintura ay nangangalahati na ng sumaisip ni Reinaldo si Valentina Charteris, na sa kagandahang angkin, ay siyang lalong nababagay na pagkunan ng nauukol sa Reyna Guinevere.

Boong kasiyahang loob na ipinatuloy ni Reinaldo ang kanyang gawain. Ang bawa't pilas niyong marikit na mukhang kanyang ipinipinta ay nakikintal mandin sa kanyang diwa. Sa wakas, ay nailarawan ng walang kapirasu mang natapon sa tinataglay na karik tan ang maamong mukha ni Valentina.

# XI

SI Reinaldo ay nagkamit ng mabuting kabantugan sa kuwadrong iyon ng Reyna Guinevere. Ang mga artista at mga nagsisipagaral pa lamang ay nangamanha doon sa katangitanging pintura. Ang pinakadakilang nilalaman ng kuwadro ay yaong napakarikit na mukha ng reyna. Sa kanino namumukha? saang paparisan itinulad? mangyayari bagang magkaroon ng isang babaying napakagandang katulad niya? Iyan ang bulungbulungang namumutawi sa mga labi ng bawa't sino mang makamalas.

Ang pintura ay inilagay sa galeria ng palasyo at ang Principe di Borgozi ay naging isa sa mapagkupkop na matalik ni Reinaldo.

Ang principe ay naghandog ng isang malaking sayawan na bilang pagpaparangal sa isang magandang inglesa, na kararating lamang sa Florencia na kaalakbay ng kanyang mga magulang. Ang kondesa Rosalí ay napamangha ng makita niya ang bagong panaohing ito at tuloy minarapat niyang kaibiganin.

Si Reinaldo ay inanyayahan sa sayawang nabanggit, nguni't hindi nakadalo. Ang lahat ng matataas at mayayaman sa Florencia ay naroroon at nagkakatipon; gaynn na lamang ang pagkakagikla ng marami ng pumasok ang kondesang kaalakbay ang isang napakagandang dalaga. Ang kariktang ito na kinagulatan ng lahat ng doo'y nagkakapisan, ay sa isang dalagang inglesa na tutoong marunong; maalam magsalita ng *frances* at *italiano* ng boong ayos.

Ng mapagmalas na mabuti ng principe ang dalagang panaohin ay napagsino niya karakaraka na siyang kinunang larawan sa bantog na si Guinevere.

Si Valentina Charteris ang siyang naging reyna sa malaking sayawan.

Ng matapos na matanggap ng principe ang kanyang mga panaohin at maisayaw si Valentina, ay tinanong ito na kung mamarapating tingnan ang kanyang kuwadro ng Reyna Guinevere, na ang kabantugan ay dagling nahayag sa madla.

—Ang katotohanan po ay wala marahil na magiging kagalakan ng aking kalooban kundi iyang inyong minimithing ipamalas sa akin, ang wika ng dalaga. At sapagka't ang kondesa Rosali ay nalalapit doon kaya't inanyayahan din ng principe.

—Malaki po ang aking pagkaibig, ang tugon, kailan ma'y di ako magdadalang kapaguran ng pagmamamalas sa Reyna Guinevere, at sa paghanga sa katalinuhan ng artistang sa kanya'y maygawa, lalu pa nga't isang gaya niyang turing kong kaibigan.

Ang Principe di Borgezi ay nangiti, at sa kanyang sarili'y naisip na ang ibang sanhi ng ipinanggigilalas ng kondesang iyan ay sa kabantugan at talino ng artista at ang iba nama'y sa ganda ng mukha ng doo'y nalalarawan.

Magkasama silang nasok sa maluang na galería, na kinalalagyan ng ilang mga pintura sa Italia. Ang principe ay nangunguna sa kanyang mga kaalakbay sa gawing kinadoroonan ng larawan, anopa't di pa halos nalalapit sila, ay tinamaang titig ni Valentina ang maganda at dakilang pintura.

Si Valentina ay laking panggigilalas at samantala'y nakangiti naman ang principe.

—Walang sukat pagalinlanganan sa katalinuhan ng artistang naglarawan niyan, ang saad ng kondesa Ang artistang iya'y ginawa kayong kanyang reyna Guinevere.

—Tunay nga; ang tugong ni Valentinang nalilibang

iya'y aking tunay na mukha. Paano ang ginawa at nailarawan dito? Sino kaya ang artistang iyan?

—Nagngangalang Reinaldo, ang pakli ng kondesa; at mayroong pong isang istorya ang taong iyan.

Ang kondesa ay nahalatang namutla si Valentina.

—Nakita na baga ninyo siya? nakikilala ninyo? ang tanong.

—Opo: ang tugon, ang aking mga magulang at ang kanya ay nagkaroon ng mabuting pagsasamahan sa loob ng mahabang panahon. Ang boong akala ko po ay naroroon siya sa Italia at sampu ng kanyang kasi.

—Ah! nagdumaling sinabi ng kondesa, kung gayo'y nababatid mo po ang natutungkol sa istorya ng kanyang pagaasawa. Sino po si Dora? at bakit po nagalit sa kay Reinaldo ang kanyang ama? sabihin po ninyo sa amin.

—Ipagpatawad ninyo sa akin, ang pakling tugon ni Valentina, kung si Reinaldo man ay mayroong lihim ay hindi po ako ang siyang nalalaang magtapat. Sasabihing ko sa aking ina, na sila'y naririto upang aming madalaw.

—Ng mga unang sandali'y nagkaroon ako ng kaunting pagmamahal kay Dora, ang saad ng kondesa ng tonong naaawa; nguni't kung sasabihing ko sa inyo ng boong pagtatapat, kung sino siya, ay isang babayeng napakawalang muang.

—Nararapat magtaglay kahit paano ng kahalagahan at panghalina ang babaying yaon, ang tugon ni Valentina ng biglangbigla, kaya't minagaling ni Reinaldong kanyang maging kasi.

Ang Principe di Borgezi ay ngumiti bilang tanda ng pagsangayon sa minatuwid ng makisig na dalaga.

—Nakapagbigay katuwaan baga sa inyo ang aking pintura, Valentina? ang tanong.

—Nakatutuwa sa akin, lalu pa nga kung ang may gawa ay isang matagal kong kaibigan: ang patuloy niyang sagot.

Ang principe ay napamanghang lubos sa mg̃a pangungusap ng̃ dalaga. Anong kaakitakit niya!

Mula nang̃a noo'y ang Principe di Borgezi ay sinibulang pagibig kay Valentina.

Ang dalaga'y nagdamdam ng̃ ligaya at pighati ng̃ maalamang si Reinaldo ay nasa sa Florencia. Walang sino pa mang nakababatid ng̃ di karapatdapat na pagaasawa ni Reinaldo kundi siya lamang. Kanyang pinupunang labis na si Lord Earle ay napakatang̃is at matigas na kalooban; nahahabag siya sa magmamana ng̃ Earlescourt, na ng̃ mg̃a unang sandali'y dinaluyan siyang giliw; datapuwa't di niya ibig maisaalaala pa ang mg̃a pinagdaanan nilang kabuhayan. Ng ipakiusap ni Valentina sa ina niya ng̃ kinabukasan na mangyari lamang silang pumaroon sa kinta sa malapit sa Arno, ay tumanggi ng̃ mg̃a unang sandali.

Ipinang̃aku ko kay Reinaldo ng̃ mg̃a nakaraang panahong ako'y kanyang matapat na kaibigan, ang sabi ni Valentina ng̃ boong lumanay; at kaya't nararapat na ng̃ayo'y ipagkaloob mo po sa akin ang kapahintulutang tuparing ko ang aking pang̃ung̃usap. Nararapat nating dalawin ang kanyang asawa at handugan ng̃ lahat ng̃ nauukol na pagmamahal. Kung tatanggihan ninyo, ay magiging isang pagaalinlang̃an at kawalang tiwala sa akin, at ang ganya'y makapagbibigay damdamin sa aking puso.

—Susundin ko ang lahat na iyong ninanasa, anak ko, ang tugon ni senyora Charteris; ang ina niyang si Reinaldo ay aking pinakagigiliw na kaibigan, kaya't bilang alaala ay tayo'y magpapakitang maibigin sa kanya.

. . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . . .

Noo'y isa sa pinakamarikit na umaga sa Italia, na ang katalagahan ay nagbibigay ng̃ lubos na panghalina sa tanan. Ang hang̃in ay puno ng̃ mg̃a samyo sa tagaraw; ang tubig sa ilog Arno ay napakalinaw at may bahagyang takbo ng̃ mg̃a agos; ang mg̃a adelpa at mg̃a mirtos ay natitigib ng̃ mg̃a bu-

laklak; ang mg̃a ibon ay nagsasalimbayan sa himpapawid at umaawit ng̃ kanikanilang tinig.

Hindi pa nagkakalahati ang araw ng̃ si senyora Charteris at ang kanyang anak ay dumating sa maliit na kinta; ng̃ sila'y malapit sa bahay, ay napansin ni Valentina ang isang magandang mukhang namumutla, na may malalaki at nagiitimang mg̃a mata. Siya kaya yaong maalindog at mahihiyaing si Dora?

Ng̃ sila'y sumapit na ng̃ bahay ay ibinalita sa kanila na si Reinaldo ay nagaaral at magantay sila at madaling lalabas. Sapagka,t di nagbigay sila ng̃ tarheta kaya't walang lubos na akala si Reinaldo na ang mg̃a humahanap sa kanyang yao'y may nais lamang magpagawa ng̃ natutungkol sa pintura; kaya ng̃a't ng̃ makitang pumasok si senyora Charteris at si Valentina, ay natigilan siya sa pagkabigla. Karakaraka'y nagbigayang galang sila parepareho, pagkatapos ay nagbalita ng̃ kaunting bagay na natutungkol sa linisang tahanan. Matapos ang lahat ng̃ ito'y si Valentina ay natira sa pagmamalas sa tang̃ing binata na sa kanyang puso'y nakapagdulot ng̃ di maipagsulit na pagibig. Si Reinaldo ay nagbago ng̃ pang̃ang̃atawan; ang kanyang matapat at nakaaakit na mukha ay nang̃ayayat at namutla; nagpapakilala mandin ng̃ kawalang katahimikan at katiwasayan ng̃ kalooban.

Si senyora Charteris ay bumanggit kay Reinaldo ng̃ nauukol sa huli niyang pagdalaw sa Earlescourt, ang inyong ina'y walang malay gawin ng̃ pagpapadala sa inyo ng̃ kanyang mg̃a alaala, anopa't ang inyong ama nama'y walang kaimikimik sa kanyang silid.

—Nakita ko po ang inyong pintura, ang patuloy sa kanya. Anong inam ng̃ inyong pagkakalarawan sa mukha ng̃ aking anak!

—Tunay po, sapagka't isa sa mg̃a di sukat malimutan sa madaling panahon, ang naging tugon ni Reinaldo. Pagkatapos ay naghari na ang katahimikan.

—Saan naroroon ang inyong kasi? ang tanong ni Valentina. Ang aming dalaw ay unauna'y sa kanya

ang dahilan. Marapatin mo po sanang ipakilala sa aking ina.

—Iniwang ko po sa halamanan siya: kung inyong ibig ay pumaroon po tayo sa kanya.

Walang anomang sabisabi ay dagling sumunod ang dalawang magina sa halamanan, na kinakitaan ni Valentina ng̃ bago sila umakyat ng̃ isang namumutla at malungkot na mukha.

Ang aking asawa ay napakamatatakutin at mahihiyain, ang wika ni Reinaldo, palagi ng̃ nagugulat kapag nakakikita ng̃ naiibang tao.

Si Dora ay nakaupo sa lilim ng̃ isang malaking kahoy, sa pagitan ng̃ nagdidikitang mg̃a bulaklak, na nakahalukipkip ang kamay at liliñgosliñgos ang mg̃a mata sa malalayong kabundukan; ng̃ ang ganito'y mamalas ng̃ magina ay sinidlan ng̃ malaking pagkahabag. Isang karakarakang pamumula ng̃ kanyang mukha ng̃ si Reinaldo ay mamasdang kaalakbay nito ang mg̃a panaohin. Tumindig na pabigla, at ang mg̃a talukap ng̃ kanyang mata ay pagdaka'y ibinaba, bilang pagkamahinhin niyang angkin. Ng̃ ipakilala ni Reinaldo ang kanyang asawa, ay natuwang bahagya ang puso ni Valentina sa matahimik na pagmumukhang tinataglay. Kahit isang salita man lamang ay di nagbigkas ng̃uni't boong kapakumbabaang niyakap ni Valentina si Dora at hinagkang animo'y tunay niyang ina.

Kinakailañgang tayo'y magibigang mabuti, ang wika ni Valentina: kami ay pinakamabuting mg̃a kaibigan ng̃ inyong giliw.

Si Dora ay walang masumpuñgang pañguñgusap na bilang igaganti niya sa gayung ipinamalas sa kanya ng̃ dalaga, datapuwa't ang kanyang puso'y tigib man din ng̃ kaligayahan sa mg̃a panaohin ni Reinaldong yaon.

Tiningnan ng̃a siya ni Reinaldo ng̃ malumanay at ang tiñging ito'y kanyang napansin.

Ng̃ayon, ang sumaisip ni Dora, magagalit sa akin si Reinaldo. Ibig ni Dorang kahit bahagya'y makapag-

paunlak sa kalooban ni Reinaldo; anopa't hindi ipahintulot ng kanyang sarili, sapagka't anhin man niyang paghusayin ang kanyang pangungusap ay walang mangyari at di matumpak.

Naghanda sa halamanan ng isang minandal ng mga bungang kahoy at alak, at sa loob ng panahong paguulayaw ay ang kanilang panaohin ay nagsalita ng nauukol sa Earlescourt at ng doo'y mga naninirahan; ng sa sayawan at ng sa principe di Borgezi. Sa lahat ng paguusapang ito ay di nakilahok kamunti man si Dora.

Sino kaya itong magandang dama na may mukhang nakangiti at malagong buhok?

At saang kaya nakilala ni Reinaldo siya? Bakit di niya nababanggit sa akin si Valentina?

Ah! ang sumaisip ni Dora, kung ako'y makapapara sa kanya!

At ng mga sandali ring yao'y kanyang napagkuro sa kanyang sarili, na ano't si Reinaldo ay di inibig ang magandang dalagang iyan.

Si Valentina ay di nakalilimot kahit kamunti man sa nasa sa piling niya. Pinagsusumakitan niyang ilahok sa kanilang paguusapan ni Reinaldo; nguni't si Dora ay di umiimik sa anoman niyang itanong, kaya't kanyang nasabi na mabuti pa ang huwag ng gambalain, sapagka't ang mga gayong asal ay lalong makapagbibigay kagambalaan sa kay Dora.

Nakaraan ang mahabang oras sa masayang pagsasalitaan, at si Charteris ay hindi inibig ang umalis hanggang hindi nagtamo kay Reinaldo ng pangakong dadalhin niya ang kanyang giliw sa kanila, upang magparaang isang araw.

—Hindi ko po maipangako sa inyo si Dora, ang saad ni Reinaldo ng boong kaibigibig, sapagka't bihibihirang magpanaog ng bahay.

—Si Dora, ay di tatangging sumama sa akin, ang pakli ni Valentina na taglay ang isang ngiting nakalulugod sa sinomang may pihikang puso.

Ng̃ magdadapit hapon na ay nagsiyao na ang mg̃a panaohin na inihatid pa ni. Reinaldo hanggang sa sasakyan, na samantalang tumatakbo ang karwahe ay minamasdan niya hanggang sa naparam ng̃ lubusan sa kanyang panin̄gin.

—Pinakaiibig kong Valentina, ang wika ni Charteris, ano kaya ang pagkapangyayari sa kay Reinaldo Earle upang sintahin ang babaying iyong napakamahihiyain at mangmang, na siyang ipinaging paghamak niya sa lahat ng̃ lalong marikit dito sa mundo? At di rin naman maganda.

—Kakaiba na po kay sa dati, ina...

—Kakaiba! Dapat magkagayon, at sapagka't lubhang malungkot. Matatakutin hanggang sa magsalita, walang tinataglay na anomang kadakilaan maging sa kilos at anyo. Marahil ay si Reinaldo ay nabulagang isipin noong mg̃a sandaling sinisinta niya.

—Ako'y umaasa na kanyang iniibig at iibigin niya ng̃ boong katausan sa puso.

Iyan ng̃a ang hiwagang di ko maunawa; isang taong gaya niya, na nasanay na makitunggali sa lalong matatalino at matataas na kakilala ay makitung̃o diyan.., aywang ko, hindi, hindi ko mangyaring manuynoy sa sarili.

—At hindi naman ninyo sukat na pagsikapang nuynuyin ang mahinahong pakli ni Valentina, tunay ng̃ang siya'y matatakutin. Iniibig kong ako'y maging isang matalik na kaibigan ni Reinaldo at sa ganitong kapaaraanan ay nanaising kong isaayos at turuan ang kanyang asawa.

Wala ng̃ang naghahari sa kanyang kaisipan kundi ang gagawing pagtuturo sa kaawaawang babaye, na walang sukat paganhin upang magkamit ng̃ matalinong pagkukuro.

—Dora, ang wika ni Reinaldo, ng̃ ang karwahe ay maparam na sa kanyang panin̄gin, sikapin mong magmakisig sa kay senyora Charteris at sa anak niya yamang sila'y gayun din ang hang̃ad sa iyo.

Sisikaping kong paunlakang kita, ang saad ng boong kasayahan. Anong dikit na dalaga! Reinaldo; kaisang kaisa ng tinatawag mong "Guinevere" sa iyong kuwadro. Saysayin mo sa akin ang ilang natutungkol sa dalagang iyon. Anong inam ng pagkakakintal sa iyong diwa ng kanyang mukha! Sabihin mo nga sa akin, gayun din baga ang pagkakakintal ng aking tinataglay na mukha sa iyong diwa?

Yaon nga ang unang silakbo ng mga panibugho sa puso ni Dora.

—Napakahigit ng pagkakakintal nga ng kanyang kagandahan sa aking diwa, ang pakli ni Reinaldo, na kasabay ang isang ngiti. Pagkaraka'y nakita nito na si Dora ay tumatangis, kaya't dagling niyapos niya ng boong giliw.

—Ah! Reinaldo, ang sabi, dahil sa iyo at wala kundi sa iyo lamang, ay ninanais kong mapara sa dalagang iyon. Mapapagod ka baga sa akin balang araw? Nanasain mo bagang ako'y ipaubaya at parahing di tunay na kasi?

Ng marinig ito ni Reinaldo ay dagling inaliw ang kanyang liyag at di na nanumbalik sa silid na kanyang aralan, sukat na lamang ang namalagi sa piling ni Dora, na isinasalaysay ang kalagayang mahal at butihin ni Valentina.





# XII

BIHIBIHIRANG mangyari na ang isang taong may mabuting asal ay gumawa ng̃ isang bagay na masama kung natutungkol din lamang sa kanyang sarili.

Naiisip niya na si Dora ay lalong masaya kung nasa sa tahanan kay sa mg̃a sayawan at kasayahan kaya't iniiwan niya sa kanyang bahay.

Ang mg̃a kaugalian ay madaling nagugat. Dumating ang panahon na kanyang inakala na ang ganito ang siyang landas na lalong nauukol; siya'y nasisiyahan kundi niya kasama; at kung sakaling si Dora ay sinasamahan siya, ay nagdadalang agamagam ang kanyang kalooban, na sila'y libakin ng̃ ibang mg̃a kaibigan kung sakali't makilalang ang kanyang kasi'y di maalam ng̃ anomang bagay.

Ang pagdalaw na ginawa ng̃ dalawang magkasi sa kay Charteris, ay naging kasayahan para sa kay Reinaldo at kalungkutan naman sa kay Dora. Kahit na si Charteris ay nagpakita ng̃ boong giliw sa kay Dora, at si Valentina ay nagsusumakit ng̃ pagaliw sa kanya, ay hindi ring mapalagay, hanggang sa dinala tuloy nito sa halamanan upang magkaroong tiwala. Ang puso ni Dora ay tila manding nagpuputok sa paninibugho sa dalagang iyong matalik na kaibigan ng̃ kanyang liyag. Ang mabisang lasong nagpapahirap sa puso ng̃ mg̃a babaye, na dili iba't ang panibughong

walang kasaysayan ay siyang dagling naghari sa kay Dora. Si Reinaldo ay nakikipagusap kay Valentina ng̃ libolibong mg̃a bagay na di naaabot ng̃ kaalaman ni Dora; ang dalawang magkaulayaw ay kapuwa mandin nagtataglay ng̃ magkaisang pagkukuro at damdamin, samantalang siya'y walang imik doon sa binilogbilog ng̃ mg̃a naguusap.

Nahalata nito ang kagiklahanan ni Reinaldo ng̃ si Valentina ay magparinig n isang tugtugin at kanta; at dahil doo'y binaka na ang puso niya ng̃ malaking dusa at hinagpis. Kailan man, kundi ng̃ mg̃a sandaling yaon lamang dinamdam ni Dora ang masidhing apoy ng̃ paninibugho. Ng̃ ang kondesa Rosalí ay nagsasalita at tumatawa si Reinaldo, ay di mapalagay ang kaawaawang kasi nito; ang bawa't ng̃iti ni Valentina ay nagpapahirap ng̃ kasakitsakit sa kanyang dibdib na di niya mapagwari kung bakit.

Si Valentina Charteris, sa dahilang nais na ipakita ang isang maalindog at pinakaiibigibig niyang bulaklak kay Dora, ay inilayo sa pook ng̃ karamihan, at nagpakitang magiliw na higit kay sa iba; humahandog sa kanya na parang isang matapat na kaibigan ni Reinaldo datapuwa't ang pusu ni Dora ay namamalagi sa katigasan laban sa kaulayaw na masintahing dalaga.

Ng̃ yumao na ang dalawang magkasingibig, si Charteris at ang anak nito ay napagiwan sa isang malalim na katahimikan.

—Kahabaghabag na Dora ang nasambit ni senyora Charteris! Isa sa mg̃a maidaragdag ang pagaasawang ito sa lista ng̃ mg̃a kasawiang palad ng̃ pagaasawa. Paano ang magiging wakas kaya?

Si Valentina, ng̃ lulubog na ang araw, ay nagkaroon din ng̃ mg̃a kaisang pagtatanong sa kanyang sarili na katulad ng̃ sa kanyang ina.

Ang dalawang magina ay laging magkasamang dinadalaw ang dalawang magkasi ni Reinaldo, sa dahilang nasang maaliw at masanay sa kanila ang mahihiyain at matatakuting si Dora.

Ang magiliw at magandang mukha ng dalaga ay untiunting nalalarawan sa isang malapad na kayong pinagpipintahan ni Reinaldo. Sa boong oras na wala siya ay si Dora ay walang pahinga ng pagmamasid sa larawang yaon na nagbibigay sa kaawaawang babaye ng masidhing pagaapoy ng kalooban. Boong hinahong kanyang iniisaisa ang tinataglay na yumi ng doo'y nalalarawan, at tuwing mamamalas yaong ngiting mapagmalaki ay naguulol na lubha ang tinatamong pagdurusa. Bagamang talastas niyang isang pintura lamang ang gayung nasa sa harap niya, subali't tila mandin parang isang buhay at may katutubong pangangatawan at pagkilos.

Si Dora ay mula na ng mga pangyayaring yaon, ay untiunti ng nagtataglay ng pagkawalang kibo at katahimikan sa sarili: kusang ikinukubli sa kanyang loob ang mga isipang bumabakla sa kanyang pagasa at itinatago ang di matimping dusa sa kanyang dibdib. Nagdaraan ang panahong lumalayu siya sa mga kalong ni Reinaldo, upang magbawas ng tinatamo niyang pighati.

Datapuwa't, ang kanyang kasi ay di napapansin ang pagbabagong ito. Ang tahanan ay tila manding nakayayamot sa kay Reinaldo; at sa ganang sarili nito ay isang tunay na kaligayahan ang iwan yaong malungkot na kinta, upang tumungo doon sa maluluang at palalong tahanan ni Charteris.

Gaanong katuwaan ang mamamatnugot sa puso ng magmamana ng Earlescourt, kung mapalitan yaong pagiisa at kalungkutan niya ng walang kahulilip na kasayahan ng kapisanan, na ikinapagkakamit niya ng magalak na pakikipanayam sa lalong dakilang nilalang dito sa lupa!

Si Valentina ay naliligid ng mga mangliligaw. Ang lahat ng tao ay nakababatid na ang Principe di Borgezi ay idinudulot sa mga paanan ng dalaga ang kanyang titulo at kayamanan; subali't pawang tinatanggihan nito. Madalas na nakikita ni Reinaldo na humahandog sa kay Valentina ang mga di mabilang na mara-

rangal at marurunong na tao, na tinatanggap nito ng boong giliw; nguni't ang artista ay kailan ma'y di nagiklahanan sa paninging tinamo niya sa dalagang ito ng mga nagdaang panahon. Si senyora Charteris ay huminging paumanhin sa kay Reinaldo sanhi sa mga humahadlang na panaohin ng kanyang anak, na pawang mga mangliligaw; at iminulan niyang gawing siyang isang matapat na kakilala, kaya nga't ipinagtapat sa kay Reinaldo ang malaking sama ng kalooban niya kung kanyang nakikitang si Valentina ay tumatanggi sa mga nagsisihingi ng kamay niya.

Dito nanga napagiisipisip ni Reinaldong madalas yaong mga sinabi sa kanya ng kanyang ina ng mga nagdaang araw, na si Valentina ay walang ibang sinisinta kundi siya lamang. Tunay nga na kung min sa'y ang pagkakamali ay di maiilagan. Ng mga unang araw na dapat ipagtamo ni Reinaldo ng walang kapantay na kapalaran sa dalagang walang katulad sa ganda at katalinuhan ay kusang winalang kabuluhan at inibig pa yaong isang mangmang na bukod sa alangan ay walang kapurihan at pagasang tatamuhin sa panahong darating. Oh, anong hidwang kaisipan!

Di kinukusang nunukal ang mga pagkukurong ito sa kay Reinaldo Halos sa araw araw ay walang patlang si Reinaldo ng pagdalaw sa maginang Charteris, na tinatanggap siya ng boong kamahalang ugali at kagiliwang puso. Manakanakang dinadalaw naman ni Charteris si Dora, na ang ganito'y dili iba kundi ang makatupad sa isang tungkuling atas ng taglay niyang karangalan.

Ng mga panahong yao'y si Dora ay nagsimula na ng pagkakasakit. Namumutla at palaging nanglalata ang boong katawan; mahibanghibang kung minsan, at lubhang kakaiba sa dati; naparam na sa kanya yaong liksi at kaalindugan ng mga sandaling matagpuan siya ni Reinaldo sa mga halamanan ng Earlescourt.

Si Reinaldo ay sumulat sa kanyang ina na ibinabalita, na may pagasa siyang sa matandang tahanan

niya'y mapapabilang ang isang magmamana.

Si Reinaldo ay nagpapamalas ng higit na pagmamahal at pagibig sa maysakit niyang asawa: tinanggihan niya ang mga pagpapasyal at mga sayawan, upang lumagi lamang sa tabi ni Dora; anopa't di nababatid ni Reinaldo yaong di pangkaraniwang tingin sa kanya ng malalaking mata ng kanyang giliw.

Si senyora Charteris ay may isang panukalang paglalakbay sa isang mainam na pook na kinadoroonan ng mga ilang panooring nakagalak sa puso ng kanyang anak na ibig niyang pakunang larawan. Inanyayahan nga si Reinaldo upang sila'y samahan, at ninais nga nitong sumama naman upang magtamasa ng madlang kaligayahan at mapawi sa kanyang loob ang mga dusa at kalungkutan. Anong tuwa kayang magparaang oras sa kaparangan na kapiling si Valentina! Anopa't ng sumapit na ang kinabukasang pinagkaisahan, si Dora ay maydamdam at di makakilos na mabuti. Hindi ba sinabi sa iyo nila Reinaldo na kayo'y maglalakbay na kasama si Valentina, ang tanong ni Dora; anopa't nakilala kapagkaraka ni Reinaldo ang sanhi ng ganitong pangungusap ng kanyang giliw.

—Hindi ako tutuloy, Dora, hindi kita iiwang magisa. Ako'y magdadahilan sa kay senyora Charteris, at kita'y aalagaan sa boong maghapon.

—Kasama rin baga si Valentina? ang tanong niya.

Oo; at sampu pa ng mga ilang tao.

—Kung gayo'y huwag mo na akong alalahanin; huwag mong ipaubaya ang isang araw na iyan ng iyong katuwaan, kung dahil lamang sa akin.

—Naantiluban nga ni Reinaldo ang ibig sabihin ng kanyang kasi, sanhi sa tunog ng mga pangungusap na binitiwan sa kanya, na may kahalong isang bagay na di pangkaraniwan para sa kay Dora; nguni't hindi niya pinansin.

—Hindi, Dora, ang winika ni Reinaldo ng boong giliw, alam mong labis na dahil sa iyo'y ipauubaya ko sa isang sulok ang mga kaligayahan dito sa mundo.

Pagkawika nito'y mabanayad na iniyuko ang ulo sa mukha ng̃ kanyang giliw at saka hinagkan sa noo. Kung noong unang dako nangyari ang gayong ipinamalas ni Reinaldo, ay yaong malambot na puso ni Dora ay disi'y nagdalang katuwaan sana; ng̃uni't dahil sa may ibang kadahilanan na nakukubli sa puso nito, kaya't ang kagiliwang yao'y naging mabisang kamandag na lumason sa kanyang puso.

Kung ang lahat ng̃ natatagong lihim sa dibdib ni Dora ay ipinagtapat nito kapagkaraka sa kay Reinaldo marahil ay maiilagan ang lahat ng̃ kasamang naging kahangganan. Ang magmamana ng̃ Earlescourt ay kailan may di dinaluyan sa alaala ng̃ anomang agamagam sa huling mapagsasapit.

Ng̃ gabing si Reinaldo'y umuwi ng̃ bahay na taglay ang kaligayahan at katuwaan sa kanyang puso, ay dagling tinanong siya ng̃ kanyang kasi:

—Nakita mo baga ng̃ayon si Valentina?

Si Reinaldo, na walang kamalay malay sa gayong naging sanhi ng̃ sa kanya'y pagtatanong ay di nabalam na sumagot, na siya'y galing sa bahay ng̃ kanyang mg̃a kaibigang Charteris, at sinabi pa pati ng̃ musikang kanyang narinig, na ipinarinig sa kanya ng̃ mg̃a taong kanyang dinalaw, at ipinatuloy pa niyang sinabi yaong mg̃a alaala ni Valentina na sa kanya'y pinararating. Sa ganitong paraa'y lalong nagapoy ang maalab na paninibugho ni Dora na nakukubli sa kanyang puso. Anong katuwaan ang tinamo ni Reinaldo ng̃ araw na siya'y lumiham sa kanyang ina na ibinabalita niya na siya'y ama na ng̃ dalawang kambal na sanggol na kapuwa babaye, sa lugar ng̃ ninanais niyang isang lalaking magmamana sana ng̃ Earlescourt!

Si Charteris ay nagpakitang magiliw sa nagiisa at batang ina. Muling nanumbalik ang nakaraang kaligayahan, sapagka't si Reinaldo ay lubhang nasisiyahan at nagmamalaki sa kanyang dalawang anak.

Isang marikit na umaga ng̃ si Dora ay naroroon sa piling ng̃ natutulog niyang mg̃a anak, ay dumating

si senyora Charteris na kaalakbay ang anak nito; sinamahan nga ni Reinaldo sa silid na kinadoroonan ng mga bata, at pagkatapos ay nagkaroon ng munting pagtatalo ukol sa ipangangalan sa nasabing mga sanggol.

—Kinakailangang inyong isipin ang sa haharapin ang saad ni Valentinang nakangiti. Magiging isang walang kupas na alaala, kung ang isa sa mga sanggol na iya'y panganlang Elena.

—Mayroon na akong napili, ang pakli ni Dora ng boong tunog ng tinig. Sa maliit na itong may mapulang buhok, ay pangangalang kong Lilia at yaon namang isa'y Beatriz.

Ng mawika ito'y isang bahagyang pamumula ang nakintal sa kanyang mga pisngi. Sa ganitong bagay ay walang sino pa man siyang pahihintulutang makapanghimasok: si Valentina ay walang sukat na katuwiran na maglagay at pumili ng pangalan sa kanyang dalawang anak.

—Ako'y nahahanga sa inyong pagpili, ang saad ni Valentina Charteris; Beatriz at Lilia ay mga pangalang napakaririkit.

Ng si Valentina'y yumuko upang hagkan yaong dalawang sanggol bago magpaalam, ay sinabi sa kanya ni Dora.

—Nakita na ninyo Valentina, ako'y pumili ng ngalan ng aking dalawang anak ayon sa aking kagustuhan, at si Reinaldo nama'y di tumanggi kahit kamunti man.

Naisip ni Valentina na ang mga pangungusap na yao'y naglalaman ng bahagyang hiwaga; anopa't iminulan na lamang ng dalaga sa kanyang sarili na ang gayo'y di nababatid ni Dora ang tunay na kahulugan. Di niya naguniguni kailan man na si Dora ay naninibugho sa kanya. Sinagot niya ng boong giliw at pagkakatiwala.

Si Dora ay di na nagiisa, ang pagaalaga sa dalawa niyang anak ay siyang lubos na inaasikaso sa boong maghapon halos, nguni't si Reinaldo ay sa lugar na

magtira ng bahay ay bagkus lumayo ng malimit kay sa noong nagdaang araw.

Ang kinta ay mainam at kaayaaya, kahima't makipot at masikip sapagka't walang sukat paglagyan para sa dalawang sanggol. Kung saan naroroon si Dora ay doon naman ang kanyang mga anak: at kapag si Dora at ang kanyang tagapagpasuso ay naliligayahan, ang mga tangis at ingay na ginagawa ng dalawang bata ay nakagagambala sa kay Reinaldo. Ang naging wakas ay si Reinaldo ay nagdalang yamot sa dalawa niyang sanggol at si Dora sa ganitong namalas kay Reinaldo ay tumatangis at ipinamumukha sa kanyang kasi na di minamahal ang kanyang mga anak; at sa ganitong anyo ay lalong naguulol untiunti ang pag-uugat ng malaking kagalitan.

Ang mga bata'y malakas ang paglaki. Ang maliit na si Beatriz ay nagpapamalas ng isang kariktan. Si Lilia ay maalindog at mapanghalinang bata, napakabuti ayon sa akala' ng kanyang ina. Wala isa mang nahawig kay Dora.

Sa boong taong nakaraan, si Reinaldo ay di nakaranas ng malaking kaguluhan sa kanyang katahimikan kundi ng magkaroon siya ng sanggol. Hindi siya mangyaring makagawa sanhi sa mga sigaw ng mga bata. Sa ganitong pangyayari ay ang karamihan ng panahong kanyang iginagawa ay sa labas ng bahay niya. Sa lahat ng araw ay siya'y naparoroon sa kay Valentina, bilang kanyang pagdalaw sa kanyang pinakatatanging kaibigan. Kung ang dalagang ito'y nagpapasyal ay kanyang sinasamahan; ikinagagalak niyang matagpuan sa mga handaan at sayawan; at kung makaraan ang isang araw na di niya makita, ay nagdaranas siya ng isang napakalungkot na pamumuhay.

Ng sumapit ang unang kaarawan ng dalawang bata, si Valentina na kaalakbay ang kanyang butihing ka looban ay bumili ng isang mabuting laruan, at nagtungo kapagkaraka sa kinta. Ang anyo ng kanyang nasumpungan sa pamamahay ni Reinaldo ay hindi

gaanong nakapagdulot sa kanya nğ malabis na katuwaan. Si Reinaldo ay nalilibang na lubha sa pagsusulat. Si Dora, malungkot at naghihimutok na pinatatahan ang isa sa mğa bata, samantalang binabatak naman sa damit yaong isa. Yaong mukhang hapis ni Dora ay nagsagawa sa kay Valentina nğ isang malalim na dusa. Iniwan yaong isang paketeng laruan sa isang tabi at pagkatapos makapagbigay galang kay Reinaldo, na nagulat nğ bahagya nğ makita ang anyong tinataglay sa kanyang pamamahay nğ mğa bagaybagay ay kapagkaraka'y tumunğo kay Dora; kinalong nito ang dalawang bata, anopa't si Beatriz ay minamasdan ang kunakalong sa kanyang ina niya na ang mğa mata'y di na inaagusan nğ mğa luha.

—Hindi kayo makatatagal, Dora, upang magbuhat nğ ganyang kabigat na mğa bata, ang saad ni Valentina. Bakit hindi kayo humanap nğ isang babaying inyong makakatulong?

—Hindi naming magagampanan ang paggugugol na iyan; ang tugong malumanay ni Reinaldo

—Kami'y naggugugol nğ malabis sa mğa guantes at mğa kabayo, ang patuloy ni Dorang may taglay na damdamin; nğuni't hindi pa nabibigkas na mabuti ang mğa panğunğusap na ito, nğ siya'y magsisi sa kanyang sarili na aniya'y iniibig ko pa ang ipinamigay ko nğ lahat ang aking tinataglay na bagay kay sa sinambit ang mğa panğunğusap na iyon.

Si Reinaldo ay hindi sumagot: at si Valentina na malaki ang pagnanais na malunasan niya ang gayung malungkot na pangyayari na di sinasadya, ay itinunğo niya ang salitaan doon sa mğa laruan.

Nğ si Valentina ay makaalis na, si Reinaldo at si Dora ay nagkaroon nanğa nğ isang masidhing pagkakaalit. Hindi maatim sa kalooban ni Reinaldo yaong paghalay na ginawa nğ kanyang kasi sa pamamagitan nğ mğa inimik nitong panğunğusap sa harap niyong mahal na si Valentina; at ito'y di rin nagpahalata nğ anomang sama nğ kalooban, kundi bagkus pa nğa nag-

pakita ng̃ lubos na katuwaan, palibhasay may kimkim na katalinuhan at maayos na turo ng̃ mg̃a magulang.

Ito nang̃a ang simula ng̃ pagkakaalit ng̃ dalawang magkasi mula sa kanilang pagkakasama. Ang pagibig ng̃ kanilang mg̃a puso ay dagling inapawan ng̃ malaking pagdurusa. Ang kaligayahan ay naparam na sa matahimik na tahanan at SA LAOT NG PAGSUSUYUAN ng̃ dalawang pusong kapuwa pinagbuhol ng̃ mabisang pagibig ay naghari ang isang mapait na pangyayari.





# XIII

MADALING nakalipas sa diwa ni Reinaldo ang mĝa pangungusap na binigkas nĝ kanyang asawa, na siyang ipinagkaroon niya nĝ malaking sama nĝ kalooban; datapuwa't sa puso ni Dora ay laging bumabaka ang makamandag na sibat.

Bago gumabi, si Reinaldo ay nagsisi sa kanyang pagkagalit, at nawika niya sa kanyang sarili na isang kaduwagan ang gayun niyang nagawang pagbubuhat nĝ kamay kay Dora nĝ boong bagsik. Sa ganitong paglulubag nĝ kanyang damdamin ay tumungo sa silid niya at hinawakan nĝ dalawang kamay ang mukhang malungkot ni Dora, at saka nagwika na ang mata'y nakapako sa kanya.

—Giliw ko, kapuwa tayo nagkamali. Sa ganang akin ay dinaramdam ko at nais kong magpayapaan tayo.

—Wala kang sukat alalahanin, ang tugon ni Dora, batid ko na mula pa nĝ mĝa unang sandali na ikaw ay yamot na sa akin.

Si Reinaldo ay di na ibig umimik pa, upang huwag nĝ lumawig at magkaroon pa nĝ lalung mahabang kaalitan.

Mula na nĝ mĝa araw na yao'y pahigpit na nĝ pahigpit ang tali nĝ pagsasama nilang dalawa.

Nĝ makaraan ang mĝa panahon ay saka nabatid ni Dora kung gaano ang sala niyang nagawa; at kung gaano naman ang kagalitang sukat na idulot sa isang taong may talino at pinagaralang katulad ni Reinaldo.

Nguni't ng mga sandaling nakalipas ay di niya nanunuynoy ang lahat ng iyon, kundi ang nasa sa kanyang puso'y yaong mga maling hinala at panibugho laban sa kay Valentina Charteris.

Sa boong isang linggo ay nahalata ni Valentina na ang ulap na tumatakip sa mukha ni Reinaldo ay lalong naguulol. Nakikita niyang malungkot at matamlay ang katawan; kaya't naisip niya na sa mga linggong haharapin ay magsagawa siya ng isang lalong mabuting bagay upang ikaanyo ng gulong kalooban at pagiisip ng binatang magmamana ng Earlescourt. Siya'y isang kaibigang matalik ni Reinaldo at wala siyang minimithi kundi ang manauli ang nawalang katahimikan at kasayahan nito at sampu ng kanyang kasi. Nagantay ng ilang araw; nguni't doon sa kanyang sariling bahay ay mahirap makausap ng nagiisa. Inakala niya, na siyang lalong mabuti upang malunasan niya yaong mga kalungkutan at sama ng loob ng kanyang matalik na kaibigan ay ang ipaalaala sa kanya yaong mga unang sandali ng pagsinta niya kay Dora at ang mga kagandahan at kahinhinan nito.

Nagaagamagam mandin ang kalooban ni Valentina upang isagawa ang banal niyang adhika, subali't di inalintana at kusang ipinatuloy ang mahalagang nilalayon. Kinuha nga ang isang mainam na panulat at nagpasimulang tumitik ng mga ilang pangungusap, na di inakalang magiging dahilan ng kasawiang pangyayari sa bandang huli.

"Pinakaiibig kong Reinaldo:

Ninanais kong sa inyo'y makipanayam ng nauukol sa isang bagay na lihim at di pangkaraniwan. Ako'y magaantay sa aming halamanan bukas ng magiika sampu ng umaga; pumarito kayo at ako'y inyong hanapin bago tumungo ng aming tahanan.

Ang inyong tapat na kaibigan,"

*Valentina Charteris.*

Ang sino man ay mangyayaring matunghayan ang liham na ito: walang anomang kasamang nilalaman; sinulat ng isang may pusong butihin at may hangad na magaling sa ikaaanyo ng kapuwa; nguni't ang naging wakas ay isang kapahamakang di sukat mahaka.

Ng si Reinaldo'y magpaalam kay Valentina ay sinamantala ng dalagang iabot sa kanya ang sulat na nabanggit.

—Ngayon lamang ang unang bugso ng pagliham ko sa inyo, ang saad ng dalagang nakangiti, kaya't huwag sana ninyong tanggihan ang isang samu ko sa inyo na aking minarapat.

Hindi binuksan ni Reinaldo ang sulat kundi ng dumating na sa kanyang bahay; nabatid niya ang nilalaman, nguni't hinuhulu niya mandin kung ano ang dahilan ng gayong adhika ni Valentina.

—Isang mahal na babaye, ang sumaisip niya; ang kanyang manga pangungusap ay nagbigay lakas sa akin ng mga unang panahon, kaya't ngayo'y lubhang mahalaga marahil ito.

Iniwan sa mesa ng aralan niya yaong sulat; at inibig ng katalagahan ang isang kasawian, na ng ang naninibughong si Dora ay pumasok sa silid upang hanapin yaong isang bagay na kanyang nalimutan ay natagpuan ang sulat na yaon. Samantalang kanyang binabasa ang kulay ng mga pisngi niya ay untiunting nawawala, at isang matinding dusa ang dinanas gawa ng mga panibugho, na halos mawaray ang kanyang puso. Ang kanyang mga katakutan at mga agamagam ay natuluyang pinatutohanan. Sa anong dahilan at nangahas ang magandang babaying iyang agawin si Reinaldo sa aking piling? Sa anong katuwiran at ninakaw niyang pilit ang pagibig ng aking giliw?

Si Reinaldo ay napatigagal ng makitang pumasok sa silid niya si Dora na taglay ang isang mukhang di magkawasto. Ng mamalas niya yaong malungkot at namumutlang mukha ng kanyang kasi, ay tinanong kapagkaraka:

—Anong nangyayari sa iyo Dora? may dinaramdam ka kaga? Ikaw ay gulat na gulat? Tila ka isang mistulang bangkay!.

Di tumugon ang babaye; at si Reinaldo na walang ibang akala kundi ang gayo'y dala lamang ng̃ isang malimit na sama ng̃ ulo, ay napabuntong hining̃a ng̃ malalim at saka nasok sa kanyang silid.

Si Dora ay di inisip ang̃ mahiga ng̃ gabing yaon. Iminulan niya sa kanyang sarili ang subukan ang pagtatagpo na isasagawa ng̃ kanyang kasing nayayamot sa kanya, sa babaying may nasang umagaw ng̃ kanyang pagsinta. Pakikinggan ng̃a niyang lahat ang mg̃a paguusapan at pagkatapos ay saka niya pamumukhaang kapuwa. Di sumagi sa gunamgunam ng̃ kaawaawang naninibugho ang kagaspang̃an at kasaman ng̃ panukala niyang iyon. Si Dora ay walang taglay na kapinuhan ng̃ mg̃a damdamin, kaya't wala siyang akala kundi ang gayun niyang gagawin ay isang pagwawagi at di isang kasiraan ng̃ kanyang sarili. Nababatid ng̃a niya ang pook na pagtatagpuan sa parke; Valentina ang pang̃alan ng̃ doo'y magaantay, at ang kadoroonan nito'y isang uupang nalililiman at nababakod ng̃ mg̃a malalaking punong kahoy; at napagisip ni Dora na kung doon siya magkukubli sa likuran ng̃ malalaking puno ay di siya mapapansin at kanyang mapapakinggan lahat ang mg̃a paguusapan. Kahabaghabag na babaying pinaghaharian ng̃ katakottakot na damdamin!

Di pa natatapos ang pagaalmusal ni Reinaldo, si Dora ay nilisan na ang tahanan. Nababatid nito ang landas na patung̃o sa bahay ni Charteris, at ang papasukan para sa halamanan. Hindi natakot ang babaying kalong ng̃ panibugho, na siya'y makita doon; walang ibang aakalain ang madla, na siya'y naroroon upang magpahing̃a lamang. Nagpakabuti nang̃a ng̃ pagkukubli sa likod ng̃ mg̃a punong kahoy. Ang lahat ng̃ yao'y napakasamang gawa at nakamumuhi; ng̃uni't walang sino mang makatataya ng̃ nasa sa loob at nagiging dahilan niyong namumutlang mukhang ti-

gib nḡ hapis, na di sukat mahatulan, kung nararapat kahabagan ó kaya parusahan.

Ang liwanag nḡ araw ay umaabot hanggang sa kanya, ang mḡa ibon ay nagkakantahan nḡ masasaya sa itaas nḡ mḡa sanḡa, at ang mḡa bulaklak ay nagsasambulat nḡ mḡa halimuyak sa masinsing simoy nḡ habagat. Si Dora, ay walang kakibokibong tigib nḡ sakit at kalumbayan. Sa wakas ay namataan niyang dumarating: si Valentina ay nakasuot nḡ puting puti, ang mukha'y namumula sanhi sa silakbo nḡ damdamin; si Reinaldo naman ay kapiling na naglalakad. Ang dalawa'y matuwid na tinunḡo yaong nagkakapisang mḡa punong kahoy, na pinagabahan ni Valentina sa kay Reinaldo na kanilang pagpapanayaman. Malinaw at mataginting na umaalinḡawnḡaw ang tinig nḡ magandang dalaga sa mḡa pandinig ni Reinaldo; nḡuni't sa pusu nḡ kapos kapalarang si Dora ay pumapatak namang animo'y kumukulong tingga.

—Kinakailanḡang inyong isagawa,—ang wika ni Valentina,—nḡ mḡa unang dako ay inisip ninyong maging isang bayani, at nḡayo'y inyong ipinahahalata na kayo'y isang lalaking may mahinang kalooban at walang kapalagyang isip.

Hindi marinig na mabuti ni Dora ang katugunan ni Reinaldo: wala siyang naantiluhan kundi liban doon sa sinabing "ang kabuhayan at ang kanyang mḡa paraya".

—Naaalaala ko pa na inyong sinabing minsan,—ang pakli ni Valentina,—na ang taong marunong makihamok nḡ boong tapang sa mḡa kahangganan nḡ kanyang mḡa gawain ay siyang matuturing na isang tunay na bayani. Dahil sa gayung inyong sinabi ay ating mapagkukuro na kayo'y namali, wala kayong sukat na gawin kundi ang sumanḡayon sa mḡa naging kahangganang iyan, yamang kayo ang siyang may kagustuhan.

—Hindi, ang pakli ni Reinaldo nḡ boong taas, ako'y

napakasamang palad, higit sa inyong hinahaka, Valentina. Ang kabuhaya'y naparam na ang taglay niyang kahalagahan para sa akin. Ng unang sandali'y nagbibigay siya sa akin ng malaking mga pagasa, datapuwa't sa ngayo'y naparam ng lahat.

—Kayo'y napakabata pa upang ipagsabi iyan, ang pakli ng dalaga, sa kaunti pang lakas at pagtitiis ay maisasaayos ng boong husay ang lahat ng iyan. Kung mayroon lamang isang bagay na sa inyo'y makaaaliw, ay akalain ninyong aking mamarapatin, sapagka't ako'y nagdaramdam sa inyo ng malaki at tunay na pagkahabag.

Hindi pa nawawakasan ni Valentina ang iba pa niyang nais na isulit, ng sa lilitaw sa harap niya ang isang mukhang tigib ng paghihiganti at sa mga mata'y ipinamamalas ang libolibong mga kagalitan.

—Siya nga, mangyayari ninyong ingatan ang inyong pagkahahabag, Valentina, ang pabiglang sulit ni Dorang namamaos at nanginginig ang boses. Bakit ninyo ginawang magalit sa akin ang aking sinta? bakit ninyo inagaw sa akin ang kanyang pagmamahal? bakit ninyo sinulatan na dito'y magtagpo kayo upang pulaan ninyo ako at pagusapan ninyo ang aking mababang pagkatao?

—Magtigil ka! ang wika ni Reinaldo na hinawakan siyang bigla sa isang bisig. Huwag kang magsasalita ng mga kahunghangan. Nauulol ka na baga Dora?

—Hindi; hindi pa, ang tugon.

Ng mga sandaling yao'y nagtindig si Valentina na may mukhang mahinahon at payapa; ni isang ngiting paglibak ay namalaylay sa mga labi ng dalaga.

—Magantay muna kayo ng kaunti, Valentina, ipinamamanhik ko sa inyo, ang wika ni Reinaldo, nais ko na ang aking kasi ay huminging tawad ng nagawa niyang sala at paghalay sa inyo.

—Tunay nga, ang pasubaling dagli ni Dora, siya'y lumiham sa iyo upang magtagpo kayo sa lugar na ito.

—Dora, ang tanong ng kanyang asawa ng boong

balasik. Nabasa mo baga ang sulat na niliham sa akin?

—Oo.

—At naparitu kang handa upang makinig ng kanyang sasabihin sa akin, sa makatuwid, ay nais mong mabatid ang bagay na di mo nararapat na maalaman?

Ang ipinakitang gahasa ni Reinaldo ay nakapayapa ng kaunti sa galit ni Dora, na ng mga sandali ring yao'y sinidlang ang kalooban ng malaking pangamba at takot sa magiging wakas ng gayung kaasalan niya.

—Sumagot ka! ang patuloy, naparito kang kusa upang magkubli sa likod ng mga punong kahoy at mapakinggan mo ang aming paguusapan?

—Oo, ang tugon ni Dora, at gagawing kong muli ang papaganyan kailan pa ma't ang sino mang babaye ay magtatangkang agawin sa akin ang aking giliw.

—Kung gayo'y patawarin ako ng Diyos sa kasiraang puring aking tinamo at sampu ng aking angkan. At patawarin din ako ng Diyos sa aking maling akala na ang babaying iya'y nararapat na aking maging asawa. Makinig ka Dora, ang patuloy ni Reinaldo. si Valentina ay iyong kaibigan at inibig niyang makipanayam sa akin upang mamagitan at hatulan ako na kita'y pakisamahang mabuti, at huwag mamalagi sa mga kapisanan, mahaling kita at huwag ipaubaya ang ating tahanan, sampu ng ating mga sanggol: liban dito'y wala na siyang nais na sabihin pa sa akin, at ito nga ang sanhi ng pagkaliham niya at pagaanyaya sa lugar na ito.

—Hindi... hindi ako naniniwala diyan, ang winika ni Dorang naghihimutok.

—Ikaw ang bahala, ang pasubaling tugon ng lalaki. Charteris, ibig kong maniklúhod sa inyong paanan upang huminging tawad sa mga alimurang inyong tinamo sa aking kasi. Kung isang lalaki ang nagsagawa niyan sa inyo ay dagli ko marahil na pinaghigantihan. Ang babaying sa inyo'y humalay, ay nagtataglay ng aking pangalan; kaya't walang iba kun-

di ako ang siyang nararapat huminging tawad sa inyò.

—Maaasahan ninyo ang kapatawaran, ang tugon ng dalaga, marahil ang inyong kasi ay nasisiraan ng bait, at di batid na ako'y inyong matalik na kaibigan. Dinaramdam kong labis na ang mabubuti kong hañgarin ay magkaroon ng mapait na kahangganan. Pagsikapan ninyong walin sa kaisipan, Reinaldo, ang kaguluhang ibinunga ng aking mga adhika, gayun din, patawarin ninyo si Dora; sapagka't walang sukat na pagalinlanganan na di niya nababatid ang kanyang mga pangungusap.

—Pinatatawad ko siya,—ang saad ni Reinaldo;—nguni't di ko na lamang ibig pang makitang muli ang kanyang mukha. Ang tanang kong pagibig naparam ng bigla, sa loob ng sampung minuto. Ang babaying kulang ng kabaitan at puri na nagkukubli upang makinig ng di dapat panghimasukan ay di ko na ibig kilanling maturing na aking kasi.

—Kahabagan ninyo,—ang pakiusap ni Valentina ng mamalas si Dorang tumatangis ng boong kasakitsakit: ang lahat ng init ng kanyang pagibig at mapangimbulong panibugho ay naparam sa harap ng sintang may dalang sama' ng loob.

—Ang langit ay nakababatid ng kalakhan ng aking pagkahahabag.

Kaming mga Earle ay umiibig doon lamang sa mga babaying may karapatan kung aming sinisinta. Valentina, kayo'y aking ihahatid sa inyong bahay, at pagkatapos ay saka kami magaayos ni Dora.

Si Valentina na may taglay na kamahalan at buting damdamin ay di nakatiis, at lumapit kay Dora, itinuon ang mga labi upang kintalan ng isang matunog na halik yaong namamanglaw na mukha.

—Dapat ninyong mabatid na dala ng inyong kabiglaanan ay kayo'y nagkamali, ang wika ng boong giliw ng marikit na dalaga, wala akong naging adhika

na kaulayawin ang inyong sinta kundi ang sa inyo ring ikagagaling.

Kahit isang salita man lamang ay namulas sa mg̃a labi niya ng̃ lisanin ang parke. Si Valentina ay puno ng̃ pagkahahabag sa kanyang kaibigang si Reinaldo at naghihimutok sa mapanglaw na naging kahangganan ng̃ gayun niyang banal na tungkulin.

Ng̃ si Reinaldo ay muling manumbalik sa karamihan ng̃ mg̃a punong kahoy si Dora ay wala na roon. Ng̃ mg̃a unang sandali'y di niya pinagsumakitang hanapin kung saan nagtung̃o: ang pighati at dusa'y tila lumulunod sa kanyang sarili.





# XIV

ANONG laking dusa ang tatamuhin ng̃ dibdib kung mamalas yaong kasawian at sakit na naghari doon sa mahinhing puso ng̃ kaawaawang ba baye. Ang diwa, ang dang̃al at sampu ng̃ pagiisip ni Dora ay tila manding tumakas na ng̃ mg̃a sandaling yaon. Ang kagalitan ni Reinaldo at pagmamataas nito, ay halos nagwawaray sa kanyang puso, ang mapapait at kakilakilabot na mg̃a isipan ay siyang bumabakla sa kanyang kaluluwa upang isagawa ang isang nakatatakot na bagay. Hindi itinuturing ni Dora na yaong kanyang ginawa ay di nararapat, at hindi rin niya nababatid ang kahalagahan ng̃ isang puri, at kung gaanong kasamaan ang ibinung̃a ng̃ gayung panunubok niya doon sa dalawang kapuwa may kimkim na kamahalang ugali. Di niya kinilalang masama ang lahat niyang nagawa, kaya't sa kanya dibdib ay walang naghahari kundi ang maalab na kagalitan laban kay Reinaldo at kay Valentina. Matapos na siya'y mahagkan ng̃ dalaga, ay pinagdaop ang mg̃a kamay at nagsisigaw na aniya'y si Valentina ay isang mapagpaimbabaw at sa kanya'y inagaw si Reinaldo. Ang sinomang makasumpong sa kanyang paglakad ay walang ibang sinasabi kundi siya'y isang baliw at nasisiraan ng̃ isip, kung makita ang namumutla niyang mukha, ang mg̃a nagliliyab na mg̃a paniñgin at nagng̃ang̃alit na mg̃a labi na walang namumulas kundi pawang himutok at mg̃a

pagsigaw na siyang gumagambala sa katahimikan ng parke. Siya'y maglalakbay sa malayo; sapagka't ang kanyang kasi'y yamot na sa kanya, gayun din sa mga anak niya. Wala ng makagugulo at makagagambala sa kay Reinaldo ang nasasabisabi samantalang tinatahak niya yaong landas; yamang siya'y malaya na upang makipiling doon sa mapanghibo at magdarayang dalaga na nagdalang habag pa mandin sa kanya. Oh, anong maling pagkukuro ni Dora!, di nababatid ang malaking kautangan niyang loob na dapat kilanlin doon sa masintahing kaibigan ng kanyang kasi.

Ang nagaalaga sa dalawang sanggol, na isang tagabukid, ay natilihan ng mamalas na pumasok na nagdudumali ang kanyang panginoong babaye sa silid na kinadoroonan ng dalawang bata.

—Maria,—ang sinabi ni Dora,—ako'y uuwi ng aking bahay, doon sa kabila ng mga karagatan ng Inglaterra, ibig mong sumama sa akin? Ang tanging natutuhan ng kaawaawang si Dora ng mga taong nakaran ay ang magsalita ng wikang italyano. Ang tagapagalaga ng dalawang sanggol ay nagiklahanan ng marinig yaong nanginginig at di magkawastong tinig ng panginoon niya, na ng mga unang sandali'y matamis na nahahawig sa nagaawit ng alondra.

—Ako po ay sasama—ang tugon,—kung ang panginoong ko ang siyang may kagustuhan: wala po akong sukat na alalahaning maiiwan.

Pinasimulan na ngang ayusin ang mga baul at kahang daladalahan ni Dora na nanginginig ang mga kamay nito at namumutla ang taglay na mukha, sampu ng tataguang damit ng mga bata, anopa't di niya inibig na taglayin yaong mga kasuutan at laruang ipinagkaloob ni Valentina, kaya't inihagis sa isang sulok. Kahit minsan man lamang ay di niya naalaala yaong masasaya at maliligayang oras na kinamtan niya doon sa maalindog na silid. Di rin niya naalaala yaong mga kahirapang tinamo sa mundo dahilan lamang sa

kanya. Ang tanging di niya nalilimutan sa kanyang gunamgunam ay yaong nagagalit niyang kasi na tumatangging muli pa siyang masilip. Hindi na siya tumatangis: yaong nagaapoy niyang utak at naninibughung puso ay naisbang bahagya sa kanyang pangluha; nguni't yaong maiitim niyang mata ay nakikintalan at tigib ng di pangkaraniwan at nagdurusang ningning. Ng mamasdan ng dalawang sanggol ang kanilang ina ay nagiiyakan sa takot. Anopa't magiliw silang sinambot sa mga bisig ni Dora sanhi sa laking pagmamahal nito sa dalawang bunga ng kanyang pagibig.

Hindi nagtagal at madaling naisaayos na lahat ang mga baul at iba pang daladalahan para sa paglalakbay. Ng handang handa na'y nagwika si Maria sa kanyang panginoon:

—Saan po tayo patutungo, senyora?

—Sa tahanan ng aking mga magulang sa Inglaterra.

Ng lalakad na lamang, si Dora ay lumapit sa susulatan ng kanyang giliw at tumitik ng mga ilang talata, na di man inagusan ang mga mata ng isang patak na luha; sampu ng kanyang mga kamay ay di rin nanginig, kaya't ang lahat ng mga pangungusap na kanyang itinitik ay pawang maliwanag at mabuti ang pagkakasulat:

"Hindi ko inibig pang antaying ka upang magpaalam. Ang iyong mga mata ay di na muling mamamasdan yaong mukhang walang nalalarawan kun di mga kasiraang puri. Mula pa ng mga ilang buwan ay nababatid ko na, na ikaw ay nagsasawa na sa akin. Ako'y paroroon sa bahay ng aking mga magulang at dadalhing ko yaring aking mga anak, nababatid kong ikaw ay nayayamot sa kanila gayun din sa akin; tuloy sinasabi ko sa iyo na sila'y akin at hindi iyo. Lilisaning kita diyan sa lalong pinakaiibig mo sa mundo. Ako nama'y paroroon sa aking higit na pinakasisinta. Ka-

hima't makaraan ang matagal na panahon at makiusap ka sa akin, ay di na ako manunumbalik pang makisama sa iyo at makipagusap."

Tiniklop ang sulat at nilagyan sa ibabaw ng ngalan ng kanyang kasi. Kahit isang halik man lamang ay hindi iniwanan ang sulat. Ng lisanin ang maliit na kinta ay di na muling sinilip pa yaong mga bakod na bato na naliligid ng mga gumagapang na halaman.

Ang payat at walang galaw na mukha ng alilang babaye ni Dora, na naglingkod sa kanya mula pa ng unang araw ng pagdating niya sa Florencia, ay dumating upang dalawin ang panginoon niyang babaye; nguni't ito'y di niya agad nakilala sanhi sa malaking pagbabago ng tinataglay na kagandahan, na ngayo'y namumutla at animo'y nasisiraan ng isip. Sa alilang ito iniwan ni Dora ang sulat at ipinagbilin na ibigay sa kay Reinaldo pagdating.

Nagdudumali siya ng pagaayos ng mga dalahin, sapagka't natatakot siyang datnan sa gayung katayuan doon ni Reinaldo.

Hindi pa naluluatang gaano ng tanghaling yaon, samantalang si Reinaldo ay kaulayaw ng kanyang mga kaibigang umaakyat doon sa maiinam na hagdan ng Otel sa Italia, si Dora nama'y kasalukuyang dumarating sa estasiyon ng tren sa Florencia. May taglay siyang sapat na kuwartang ibabayad sa pagsakay hanggang dumating sa kanyang bahay, datapuwa't walang labis kamunti man at hustunghusto lamang. Siya'y hindi mapalagay; ang bawa't sandaling makalipas ay parang isang siglo mandin sa kanya, at di nga siya natahimik hanggang di ang treng kinasasakyan niya'y lumakad na at malayu na sa mainam na Florencia.

Kung hindi sa malaking galit na taglay ni Dora ay walang pagsalang di siya magdaranas ng malaking pangamba, kung kanyang maiisip yaong paglalakbay niyang nagiisa doon sa mahabang tunguhin: siya'y kailan ma'y di naglakbay na di kasama ang kanyang mai-

bigin at maingat na kasi! Nguni't ng mga sandaling yao'y walang anomang nakababakla sa kanyang damdamin; ang malalawak na dagat at ang mapanganib, na landas ay di nagdulot sa kanya ng anomang takot walang nasa sa isip niya kundi ang siya'y untiunti ng nalalayu sa harap ng kanyang kaagaw, na di niya ibig na muli pang makita.

---

Doon sa isang dulo ng malusog at mainam na kondado ng Kent, sa tabi ng maluang na kanal, ay naroroon ang isang marikit na villa de Knutsford.

Ang mundo ay puno ng mga kariktan; ang bawa't bayan ay nagtataglay sa kanikanila ng nasabing kagandahan. Ang Suiza ay hinahangaan sanhi sa kanyang mga kabundukang laging napuputungan ng mga ulap; ang Alemania sa kanyang mga naglalaguang mga bukirin at naglalakihang agos: ang Españа sa kanyang maiinam at masasayang parang, ang Italia sa kanyang libolibong nakamamanghang arte: nguni't para sa kariktang ligid ng matamis na kapayapaan, na nagaanyayang lagi sa pagiisip at pagsusumikap ay wala ng makatutulad sa matahimik na panoorin sa matandang Inglaterra.

Sa mapuputing kabatuhan ng Knustfrod na nagtatalatag sa hinabahaba ng tabing dagat; ay namamalas doon ang isang mapalad na bunton ng mga buhaging manilaw nilaw na mawala't lumitaw sa paglaki at pagliit ng tubig. Ang taluktok ng kabundukan ay nasasaputan ng isang makapal na latag ng mga lungtiang damo.

Kahit malayu sa pook na yaon, ay mangyayaring matanaw mula doon ng sinoman kung maliwanag ang panahon ang kagandahan ng dalampasigan ng Francia. Ang walang pahingang alon ay nagsambulat at namamaibabaw sa pantuking mga buhangin, ang mga ibong dagat ay natatanaw doong nagliliparang masasaya, sa kalawakan ng mga tubig ay nagtalatag ang di mabi-

lang na mapuputing sasakyan, na tinatamaan nḡ maliwanag na sikat nḡ araw. Manaka nakang dumaraan ang malalaking sasakyan; walang nararanasan doon kundi yaong walang sawang musika nḡ katalagahan: ang mḡa ugong nḡ hanḡin at mḡa alon na kailan ma'y di nagtatahan.

Sa dako pa roon nḡ tabing dagat ay natatanaw ang isang sirang landas na patunḡo sa villa; sa kabilang panig nḡ kabatuhan ay walang anomang humahalang na tubig. Sa gawing yao'y walang nakikita kundi pawang mḡa lungtiang kaparanḡan at maalindog na halamanan na nagkalat saan mang dako hanggang sa mḡa kagubatan nḡ Farthinglow.

Sa gitna nḡ malusog at mainam na valle ay naroroon ang isang marikit na villa de Knustford. Walang maayos na daan; sa isang gulod doon ay natatanaw ang isang kapilyang tigib nḡ lumot ang mḡa batong nakababakod; sa malalayung agwat ay namamalas yaong maliliit na bahay at kamalig, ilang paupahan, tatlo ó apat na tindahan at ilang kubong walang nalilitaw kun di yaong mḡa bubunḡan.

Sa lahat nḡ pinakamainam na paupahang naroroon ay wala nḡ matutulad doon sa tinitirhan ni Esteban Thorne, at nḡ kanyang asawa, na pinamagatan nḡ mḡa tagaroong "Los Álamos," sapagka't nagtataglay nḡ isang mahabang landas nḡ malalagong punong kahoy na tumutunḡo sa isang maliit na tahanan na naliligid nḡ mḡa lungtiang damuhan. Ang tahanang ito'y di lubhang nalalayo sa villa at pinaghaharian nḡ ganap na katahimikan, na maipalalagay nḡ doo'y tumitira na siya'y parang nasa sa labas na nḡ mundo.

Si Esteban Thorne at ang asawa nito ay di mayaman. Datapuwa't ang butihing kupkop ni Senyora Earle, ay di sila gaanong kinakapos. Nḡ mḡa nagdaang taon ang kanilang pananim ay palaging nasisira, ang mḡa hayop ay nagkakamatay, at ang pagulan ay madalas kundi di kinakailanḡan at salat kung kinakailanḡan naman. Subali't mapalad nḡ panahong

yaon ang lahat ay may maiging katayuan; ang mg̃a pananim ay pawang malulusog at ang mg̃a hayop ay nang̃agtatabaan, anopa't sa minsang sabi'y nagdudulot kay Esteban Thorne ng̃ malaking katuwaan. Tang̃ing isang bagay ang di ikagupiling niya: sapagka't ang kanyang asawa'y tuwi na'y nagbabalita sa kanya ng̃ mg̃a nilalaman ng̃ liham ni Dora, na araw araw ay palungkot ng̃ palungkot, at siya'y nahahabag sa kanyang nagdurusang anak.

Isang mainam na hapon noon ng̃ Agosto. Sino ang makapagsasalaysay ng̃ tinataglay na kariktan ng̃ tag-araw doon sa mg̃a lungtiang bukirin at taniman, sa mg̃a bakurang nababalot ng̃ mg̃a bulaklak parang; sa maaalindog na katahimikan na naghahari kahit saan man dako, at walang tang̃ing nakagagambala kundi yaong awitan ng̃ mg̃a ibon, ang sutsot ng̃ mg̃a hayop at lagitik ng̃ mg̃a sang̃ang sinasalimbay ng̃ hihip ng̃ hang̃in?

Si Estaban Thorne ay tumung̃o ng̃ pastulan upang isilong ang mg̃a hayop na kaalakbay si Rodolfo Holt na nagkataong naparoon at dumalaw sa kanila. Ang butihin at magiliw na si senyora Thorne ay naghandog para sa binatang kanilang panaohin, ng̃ masarap na *te* at kaunting pulot na tila manding kakukuha pa la mang sa mg̃a bulaklak sanhi sa inam ng̃ kulay, ilang masasarap na bung̃ang kahoy at gatas: anopa't nakahanda ng̃ lahat, ng̃uni't kay tagal ng̃ dalawang dumating. Lumabas siya ng̃ pintuan upang tanawin ang kanyang inaantay, datapwa't siya'y nalibang sa pagmamasid sa mg̃a lungtiang kaparang̃an. Ang di mailarawang kariktan ng̃ tagaraw ay tila manding nakayayakag sa kanyang puso.

Di kaginsaginsa'y napagsino niya sa malayung agwat ang isang babaye na may akay na isang bata at sinusundan ng̃ isang tagapagalaga na may kalong na isa ring bata sa mg̃a bisig. Samantalang nalalapit ang mg̃a dumarating, si Thorne ay di magkamayaw at gulunggulo ang pagiisip. Yaong kaya'y mg̃a anino lamang

ng̃ kakahuyan na kanyang pinagkakamalan? Isa kayang pang̃arap ó isang tunay na pangyayari? Malayulayu pa ang kinadoroonan ng̃ dumarating ng̃ mapagsino ni senyora Thorne sa pagitan ng̃ banayad na simoy ng̃ tagaraw ang isang mukhang namumutla at hapis, ang mg̃a namumugtong matang malungkot at bakas luha; mg̃a labi na ng̃ unang dako'y sariwa at mapula, ng̃uni't ng̃ayo'y namamamad at luoy. Nakita ninyang nahahawig sa anyo ng̃ kanyang maganda at mahinhing anak na di pa natatagalang nilisan siya. Ibig niyang tawagin ang pang̃alan, ng̃uni't kinapos siya ng̃ tinig. Ibig niyang takbuhin upang salubung̃in yaong marahang naglagos sa kabukiran; ng̃uni't wala siyang lakas na makagalaw. Siya'y kalong ng̃ malaking pagka mangha at kagiklahanan, kaya't hindi napansin yaong pagdating ng̃ kanyang asawa at ni Rodolfo. Ang kanyang unang pagkakilos ay ng̃ siya'y tabanan sa balikat ni Esteban at tanung̃in kung ano ang ginagawa niya doon sa pintuan.

—Masdan mo, ang tugon niyang may tinig na namamalat, masdan mo sa gawing iyon, at sabihin mo sa akin kung yaong dumarating ay si Dora ó anino lamang niya.

Ang nalalapit na dumarating ay lalong nagdudumali ng̃ paghakbang ng̃ makitang naroroon sa pintuan ang tatlong katao. Sanhi sa namumutla niyang mukha at walang kapanatagang ting̃in ay nagpapakilala ng̃ masidhing damdaming naghahari sa kanyang puso.

—Dora! Dora! ang sigaw ng̃ ina, ikaw ng̃a baga?

—Oo, ako ng̃a, ang tugon na banayad ang tinig at lipos ng̃ kapaitan, ako'y nanunumbalik sa aking dating tahanang, ina ko, na taglay ang isang pusong waraywaray sa pighati at may nasang kamatayan...

Ang lahat ng̃ nakamalas sa kanya sa pagdating niya'y sinalubong siyang dagli upang saklolohan, at si Rodolfo Holt na may malakas na bisig ay karakarakang itiningdig yaong katawan ni Dorang nahuhupaypay. Isinandig nila sa isang likmuan, at pagkatapos ay inalis

yaong mg̃a hiyas na nakaliligid sa malagong buhok. Ang ina ni Dora ay napabulalas ng̃ panang̃is, na tinatawagan ng̃ malakas na tinig yaong pang̃alan ng̃ kanyang pinakamamahal na anak. Si Esteban at si Rodolfo ay nang̃atigilan kapuwa sa pagkasindak na pinakikiramdamang masusi yaong malalim at kagalanggalang na pananahimik. Si Rodolfo'y napapaakma ng̃ suntok ng̃ di kinukusa kung namamalas niya yaong mukhang malungkot at kahabaghabag ng̃ magandang babaye, na ng̃ mg̃a unang sandali'y sininta niya ng̃ higit sa kanyang buhay.

Kung siya'y pinalibhasa, ang wika ni Esteban, kung sinugatan ang kanyang puso at ipinagtabuyang umuwi sa tahanan ng̃ kanyang mg̃a magulang na walang ibang hang̃ad kundi ang bigyang kamatayan, ay sa aba ng̃ walang bait na lalaking iyan!

—Iyan nang̃a ang nakikinikinita ko na di magbubung̃a ang pagaasawang iyan ng̃ mabuti, ang patuloy ni Estebang kalong ng̃ malaking dusa, ang ganyang pagiisang dibdib ay di magiging maligaya kailan man.

Ng̃ idilat ni Dora ang kanyang mg̃a mata at makita yaong tatlo sa kanyang harap na nililigid siya ng̃ boong pagiing̃at ay natilihang sandali sa pagaalinlang̃an. Ng̃ manumbalik na ang nawalang pagiisip at maisbang bahagya ng̃ kumakalong na hinagpis, ay pinagkurus ang mg̃a kamay at saka naghimutok ng̃ kasakitsakit.

—Dora, ang wika ng̃ kanyang ina, ano ang nangyari sa iyo? Sabihin mo sa amin at huwag kang mag alinlang̃an, anak ko, tantoin mong kaming naririto ay iyong pinakamabuting mg̃a kaibigan. Saan naroroon ang iyong kasi? Bakit iniwan mo?

—Sapagka't nayamot na sa akin, ang tugon na muling dinamdam yaong di matimping kagalitan at pagpuputok ng̃ dibdib. Ako'y nakagawa ng̃ isang bagay na di niya naibigan, at dahil doo'y idinalang̃in niya sa lang̃it na siya'y patawarin sa kanyang pagkakamali ng̃ sa aki'y pagkapagasawa.

—Ñguni't ano ang ginawa mo?—ang tanong ng kanyang amang may ganap na pagnanais.

—Wala po, nakahihiya para sa akin. Huwag mo na po na itanong ang natutungkol sa pangyayaring ito; minimithi ko pa ang mamatay kay sa manumbalik sa kanyang piling. Huwag ninyong isipin ang ano mang kasaman ukol sa aking kasi. Ang lahat ay nagmula sa isang pagkakamali. Ako'y hindi mangyayaring makaisip ng gaya ng mga pagiisip niya, ni mabuhay ng katulad ng kanyang pamumuhay: kami'y pawang walang kaligayahan. Di niya ibig na muli pa akong makita, ñguni't titiising ko namang lahat ang anumang dusa bago ako manumbalik sa kanyang harap.

Si Esteban at ang asawa nito ay nagtitiñginan na walang kaimikimik na kalong ng masidhing damdamin.

—Kung di ninyo ako ibig tanggapin sa inyong bahay, ama ko, ang wikang nangangatal ang tinig ni Dora, ay paroroon ako sa ibang dako; doon sa wala ng magagalit sa akin at magpapatangis ng walang kahulilip.

Ñguni't si senyora Thorne ay kinalong ng boong giliw ang ulo n kanyang anak.

—Hindi mo nababatid, anak ko, ang pasubali ng boong katamisan ng tinig ni senyora Thorne, na ang pagsinta ng isang ina'y kailan ma'y di napaparam?

Si Rodolfo ay kinalong yaong mga bata, at namangha siya sa kagandahan ng mukha ni Beatriz at sa kaalindugan ng mapanghalinang si Lilia. Ang dalawang batang kalong nito ay minamasdan ng paninging walang tigatig ang matapat at mahinahong mukha ng binata..

—Itong may maitim na buhok ay katulad ng mukha ng mga Earle. ang saad ni Esteban Thorne na may taglay na pagmamalaki, at iyan namang maliit na si Lilia ay nahahawig sa mukha ni Dora ng ito'y maliit pa.

Huwag ninyong sabihin ang papaganyan, ang si-

gaw ng nagdadalamhating si Dora, mapara na sa ibang tao, huwag lamang sa akin.

Pinagsumikapan nilang aliwin ang nagdurusa nilang anak, sa pamamagitan ng malumanay at mahinahong mga pangungusap. Iminulan nga kay Dora ni Esteban na boong kagalakan niyang tinatanggap siya at sampu ng kanyang mga anak sa bahay nilang yaon at di niya papayagang umalis ng walang makatuwirang kadahilanan. Pagkatapos ay tinungo yaong kanyang mga apo, naparam yaong tinataglay nitong mga pagkasindak at nangatuwa ng makita yaong mga hinog na bungang halaman at ginintuang pulot. Gayun din, binuksan yaong mapuputing kurtina ng upang yaong mga pagod na mata ng dalawa ay makamalas ng kaliwanagan ng tagaraw na bumabalot sa lupa at langit. Ang araw ay untiunti ng lumulubog, ang mga ibon ay nagaawitan ng kanilang tinig panggabi, ang mga bulaklak ay nagtitikom ang kanilang mababagong talulot, ang simoy ay anaki man di'y nagsasabog ng mabanayad na hihip at waring nagbabadya ng wikang "Magandang gabi po" doon sa pagitan ng mga dahon ng naglalaguang mga alamo: ang lahat ng yao'y nagbabadya sa matamis na pagpapahingalay; at ang pusu ni Dora ay nagsimula na ng pagtiwasay. Umagos sa kanyang mga mata ang mapapait na luha na pumapatak na animo'y ulan, na dahil diya'y tila man din naisban ang mahayap na timo ng sibat ng pagdurusa.

Binayaang nga nilang tumangis at di sinaway ang kaawaawang si Dora. Sa wakas, ay natapos ang mapait na pagluha niya at parang ang gayo'y naging sanhi ng pagsasagawa niya ng huling paalam sa kanyang pagibig. Naroroong namumutla siya at hindi halos makahingang mabuti; nguni't ang kagalitang naghahari ay wala na sa kanyang dibdib.

—Ipahintulot mo po, ama ako, na matira sa ako inyong piling, ang wikang mahinhin. Ako'y maglilingkod sa inyo at lubos na magmamasunurin. Ako'y nasisiyahan sa aking kinamulatang tahanan.

Nĝ ang dalawang bata ay makatulog na at si Dora ay nasok na doon sa mainam na silid na inihanda para sa kanya, si Rodolfo ay nagtangka na nĝ pag alis.

—Akala ko, ang wika sa binata ni Esteban, ay hindi ka pa uuwi sa nĝayon nĝ iyong bahay; sapagka't ipinanĝaku mo sa amin na ikaw ay magtitira dito sa loob nĝ isang linggo.

—Gayun nĝa po, ang tugon nĝ binatang tagabukid; datapuwa't nĝayo'y dumating na ang maraming tao na inyong dapat asikasuhin. Nababatid nĝ kanyang asawa na siya'y sininta ko nĝ mĝa unang panahon; at di ko ibig na sa kanya'y mangyari ang kahi ma't bahagyang hinala. Kaya nĝa't samantalang naririto siya sa tahanang ito, ay ako'y hindi muna magpapaparito.

Natalos nĝ ama ni Dora na ang binatang kaulayaw ay may wagas na katuwiran kaya't di na kumibo at di rin naman pinilit pa.

—Anopa't ako'y makikiusap muna nĝ isang bagay, ang patuloy ni Rodolfo, at ito'y dili iba't ipahintulot ninyo sa aking makitang manakanaka ang dalawang bata; gayun din, ipinagpapauna ko sa inyo na kung tatanggap kayo nĝ ilang paketeng laruan at mĝa aklat ay batid na ninyo na kung sino ang may padala. At sa ganang akin ay di ako nararapat na makilahok sa landasin ni Dora; siya'y hindi na si Dora Thorne na para sa akin.

Nĝ maiwan si Esteban na nagmamalas sa binata, na sa banayad na hakbang ay nilalagos ang mĝa parang at bukirin, ay gayun na lamang ang pagsisisi na kung bakit pa nakikilala nĝ kanyang anak si Reinaldo Earle.

Ang mĝa damdamin nĝ kaawaawang si Dora ay hindi pa nahahangganan. Nĝ ang maningning na araw sa agosto ay maglagos nĝ kinabukasan sa kinadoroonan niyang silid, ay hindi niya matitigan dahil sa

malabis na kaningningang tinataglay; ng ang mga bata'y tumungo sa kanyang hiligan at tinatawag siya ng matatamis na tinig ay di niya pinapansin at kusang nagbibingibingihan. Ang walang kapalagyan niyang ulo'y papihit pihit sa magkabikabilang dako; ang sulyap ng kanyang mga mata'y walang kapalagyan kahit sandali man lamang: isang masigabong lagnat ang naghari sa kanya sa mga ilang oras. Ng ang ina niya'y di makatiis sa mga sigaw ng dalawang bata ay pumasok sa silid, hindi nga nakilala ni Dora kaya't ito'y nagsisigaw ng boong lakas na anya'y: isang babaying magdaraya ang dito'y nasok upang agawin sa aking piling ang giliw kong kasi.

Walang kamunti mang panahong nasayang at dagling dumating ang mga saklolong kinakailangan; anopa't ang pakikihamok ay mahaba at nakasisindak. Sa loob ng mahabang oras na pagkahibang ni Dora, ay naunawang mabuti ni Esteban Thorne ang ilang bahagi ng kabuhayang nangyari sa kanyang anak.

Ng makaraan ang pakikipaglaban sa matinding pahirap ng lagnat ay nagtigil din, at si Dora ay natira sa kahinaan ng katawan at nawalang kabuluhang animo'y isang bata. Untiunting nababawi ang mga lakas, nguni't hindi na nagbalik ang gaya ng unang dako Ang kabataan, ang pagasa, ang pagibig at ang kaligayahan ay pawang naparam na sa kanya, sa mukha niya'y di na namamalas yaong mga malulugod na ngiti, ang lahat ng kagandahan ng unang panahon ay nawalang lubos.

Tila manding ibang tao ang anyo ni Dora, sapagka't laging walang kibo at palaisip, laging malungkot at bugnot. Kahi ma't ang kanyang mga anak ay magsilapit sa kanya'y, kailan man ay di nagbabawas ang anyu niyang mapanglaw.

Kung ang mga bata'y ibig magsipaglaro, ay humahanap ng tagabukid sa mga pananim, o kundi kaya'y ang nagaalaga sa kanila, ó kung minsa'y ang magiliw na nuno; datapuwa't kailan man sa kanilang ma-

lungkot at luhaang ina. Maliban lamang kung sakali't nagtataglay ng labis na pagiyak kaya lamang lumalapit sa kanya.

Ng si Dora ay malakas na, ay nagsimula ng paggawa sa loob ng bahay; nguni't ang kanyang ama'y tinutulan ang gayon: nagayos ng isang mainam na tahanan para sa kanya; nilagyan ng mga sarisaring gumagapang sa bintana. Doon nagtitira ng matagal na oras si Dora na nananahi at nagiisip, samantalang ang mga bata'y naglalaro sa damuhan. Doon din niya natutuhan sa minsang sandali yaong itinuturo sa kanya ni Reinaldo na ng sila'y nasasa malayung Italia ay di niya matutuhan, na dili iba't ang magisip at magbasa. Malalaking kahon ng aklat ang tinatanggap na madalas na nagbubuhat sa kalapit bayang Shorebeach. Si Esteban Thorne ay di nagtitipid kung natutungkol din lamang sa ikaaaliw ng kanyang anak. Ngayo'y si Dora ay nagtataglay na ng mataas at malalim na kaisipan, na ng mga nagdaang araw ay wala sa kanya. Yaong mukhang namumutla ni Dora ay untiunti ng nagkakaroon ng panibagong dikit at kaalindugan; walang sino mang makapaniniwala na yaong palaisip na babaye na may matamis na tinig ay maging anak ninyong mga mahinhing tagabukid. Nakalipas ang ilang linggo, at kundi lamang sa dalawang bata'y si Dora marahil ay walang sukat na aakalain kundi ang lahat ng mga nagdaan sa kanya'y pawang isang mapait at mahabang panaginip. Hindi na niya naiisip si Reinaldo, gayun din ang kanyang pagibig at mga hirap na dinanas dahil sa kanya; sukat na lamang ang nanglalagi sa isipan niya'y yaong mga alimurang kanyang tinamo doon sa mababangis na salitang iminulan sa kanya.

Ang mga bata'y nagtatamasa ng mabuting kaginhawahan kaya't gayun na lamang ang paglaki sa arawaraw. Si Dora ay di naisasaisip ang pagpapaturo sa dalawa niyang anak; siyang kusang nagtuturo ng ingles, at kanyang hinuhulo na sa tulong ng kanyang

tagapagalaga ay matututo ng wikang italyano. Di man sumasagi sa gunamgunam niya na sa darating na panaho'y maaagaw sa kanyang piling ang dalawa niyang pinakasisintang anak. Kanyang di nababatid na si Reinaldo, ay may lubos na katuwirang kumuha sa dalawang bata, at ang kanyang akala'y liban sa kanya ang tanging may kapangyarihan lamang.

Kailan ma'y di niya napansing malungkot ang mga araw doon sa matahimik na *alqueria*, na gaya ng naroroon siya sa ibang bayan. Nasisiyahan siyang lubha, sapagka't siya'y naliligid ng di matingkalang kapayapaan; nguni't ang nangyari'y pawang kakaiba.

# XV

SI Reinaldo ay di umuwi nḡ gabing yaon sa kinta, Sa gitna nḡ kanyang kagalitan ay inaakala niyang di na mangyayari pang muling maisilip ang kanyang liyag. Sa kanyang maramdamin at mataas na kaugalian, ay napagnunuynuy niya na yaong kahiya-hiyang inanyo ni Dora ay mahigit pa sa isang kasalanang pinarurusahan nḡ kamatayan. Inibig niyang waiin sa isip ang alaala niya doon sa babaying walang karapatan at galit; na sa kanya'y umalimura nḡ katakottakot. Siya'y nasusuklam diyan sa babaying nakalimot sa mḡa tuntunin nḡ mabuting turo at maayos na kilos sa pakikisama. Paano makahaharap siyang muli kay Valentina? Batid niyang walang pagsalang di babanggitin yaong nakaraan, nḡuni't hindi niya matitiis ang kahihiyang ginawa ni Dora sa kanyang pangalan. Naaalaala niya yaong maalindog na umaga nḡ tagaraw nḡ sila'y naguusap ni Valentina at isinasalaysay niya yaong istorya nḡ pagibig niya, sampu nḡ kagandahan at kahinhinan ni Dora. Paanong mangyayaring makapara yaong babaying magagalitin na nanḡahas na murahin at bintanḡan ang lalong mahal at matapat na dalaga sa Inglaterra? Mula nanḡa noo'y sumaalaala na ni Reinaldo ang lahat nḡ ipinanḡusap sa kanya nḡ ama niyang mairugin. Anong pagkamasuwayin at kabulagang isip niya sa mḡa mahalagang hatol nḡ nagmamahal niyang mḡa magulang!

Ang lahat nḡ pinapanḡarap nḡ kanyang buhay ay naparam na, ang lahat nḡ panukala at pagasa nḡ kan-

yang ama'y nawala na. Tila manding wala ng natitira sa kanya sa mundo. Ang kanyang asawa... Oh, di niya ibig mabanggit pa. Ang pangalan lamang ay nakagagalit na para sa kanya. Nakalipas ang tatlong araw bago siya umuwi ng tahanan, at hindi gayun lamang ang kagiklahanan niya ng dumating siyang si Dora ay umalis na. Sinasapantaha niyang kanyang masusumpungang masama ang ulo, na magtataglay ng panibagong kagalitan at marahil ay siyang pagmumulan ng kanilang paghihiwalay; subali't bagamang di niya na datnan sa hahay ay di niya inakalang lumayas na. Iniabot nga ng alila yaong sulat na ipinagkatiwala sa kanya na naglalaman ng pagpapaalam ni Dora na niliham nito ng wala mang naging bakas luha at dusa. Matapos mabasa ni Reinaldo, ay nilamukot ng hoong pagngangalit at inihagis sa malayo.

Yaong mapanglaw na silid ay di nagdulot sa kanyang gunamgunam ng alaala sa magiliw niyang asawa na umalis sa kanyang piling. Di sinagian kamunti man ang kanyang loob ng pagkahahabag, kundi bagkus pagkagalit at kasuklaman sa lumayas niyang asawa. Hindi gaanong dinamdam ni Reinaldo ang pagkawalay sa kanya ng dalawa niyang anak, sapagka't kinukuru niya na nararapat ang kanyang ina ang siyang sukat na magaruga. Iniisip niya ang mabuting gawin para sa kanyang pamumuhay, yamang ang lahat ng bagay para sa kanya'y animo'y nahangganan na.

Ng mapagisa siya doon sa matahimik na tahanan ay nagdamdam siya ng malabis na kalungkutan; at samantalang pinatatangis siya ng kanyang mga damdamin, ay lalong nahahapis ang kanyang gunamgunam, at lalong nauulol ang libak at pagkagalit sa kanyang asawa.

Minagaling niyang lumiham sa kanyang ina; anopa't di niya binanggit kahit bahagiya man yaong natutungkol sa ikinagalit niya kay Dora.

"Si Dora at ako,—ang wika,—kailan ma'y di na muling mamumuhay na magkasama, at sino ang ma

kapagsasabi kung kami'y di na muling magkikita. Siya'y umalis upang umuwi sa piling ng̃ kanyang ama; ako'y paroroon namang maglalagalag sa iba't ibang lupain, ibig ninyong marapatin sa akin na mamagitan upang ang aking ama'y tanggapin ang mg̃a anak ko sa Earlescourt? Marapatin din sana ninyong makipagayos sa kay G. Burt naibigay nito kay Dora ang kalahati ng̃ aking maliit na renta."

Anopa't si Lord Earle ay tumutol sa lahat ng̃ pakiusap ng̃ kanyang asawa; at boong taas na sinabi na samantalang siya'y buhay, ay di mangyayaring matutung̃an ang kanyang tahanan ng̃ mg̃a anak ni Dora. Ang kanyang pasiya ay walang pagmamaliw at di mababali kailan man. Paano, ang itinatanong ni Lord, na makapagkakatiwala siya sa taong dumaya sa kanya? Mangyayaring ang paghihiwalay na iya'y isang kaparaanan lamang upang mangyaring tanggapin ang kanyang mg̃a anak, at kapag naroroon na'y saka hihing̃ing mapanhik.

—Hindi nakamamanha sa akin, ang saad, na iyang hunghang na si Reinaldo ay nayamot na sa kanyang laruan. walang ibang bagay na mangyayari; ng̃ayo'y nararapat na tiisin niya ang mg̃a kahangganan ng̃ kanyang pagsuway. Yamang siya ang may kagustuhan ng̃ lahat ng̃ iyan, ay ipaubaya natin siya, at huwag dinggin sa mg̃a pagdaing. Ng̃uni't kung sa ganang iyo, Elena. ay di ko ibinabawal na pakialaman mo. Subali't kung sa ganang aki'y di ko ibig na mabang̃git sa harap ko. Inuulit ko sa iyo, na ako'y wala ng̃ anak at di ko ibig na maging mabang̃is sa iyo: ikaw ay mangyayaring pumaroon kung saan ang lalong mabuti, makipagkita sa iyong anak at gugulan ng̃ salaping nararapat.

Sa ganitong naging kapasyahan ni Lord si Elena ay di nagpabayang di samantalahin ang kapahintulutang iginawad sa kanya.

Isang umaga ay nahalata ang isang kaguluhan sa Alamos, na ang sanhi ay ukol sa tinanggap na liham

ni senyora Earle, na nagbabalita na sa araw na yao'y paroroon upang dalawin ang asawa ng̃ kanyang anak at mg̃a apo niya.

Ng̃ siya'y dumating na doon, ang dalawang bata ay walang pahing̃a ng̃ pagmamalas sa kanya na na gigiklahanan mandin.

Si Esteban Thorne at ang asawa nito ay tinanggap ang dakilang senyora ng̃ boong galak at kasiyahang loob.

Yaong sawing pagiisang dibdib ng̃ dalawa, ay naging isang matinding dagok, di lamang sa mg̃a magulang ni Dora kundi rin sa mg̃a Earles.

Ng̃ humarap si Dora na taglay ang isang pang̃ang̃ayayat at mukha, na noong mg̃a unang sandali'y kinalalarawanan ng̃ katamisan, ng̃uni't noo'y tigib ng̃ madlang kapaitan at pagdurusa, ang mahal na dama ay di napigil ang tinamong pagkagikla. Yao'y di dapat maging si Dora! Nasaan yaong namumurok at matatambok niyang pisng̃i at mg̃a ng̃iti ng̃ kanyang mg̃a labi? Ang malalaki at nagiitimang mata na idinilat upang masdan siya ay puno ng̃ isang di pangkaraniwang mg̃a kahapisan. Ng̃ ang ganito'y mapagmalas ni senyora Earle ay sumaisip niya ang kalakhang damdaming tiniis ni Dora.

Ang malungkot na ting̃in ng̃ kanyang mg̃a mata at namumutlang mukha, ay nakapagbigay damdamin sa puso niyong mahal na babaye na ng̃ mg̃a sandaling yao'y naroroon at sa kanya'y nagmamalas. Niyakap ng̃a si Dora at saka boong giliw na hinagkan.

—Ng̃ayon, kung ikaw ay aking anak, ang saad sa kanyang ang tinig ay malinaw, na nanonoot sa mg̃a pandinig ni Dora; hindi na nating babanggitin ang mg̃a nakaraan, yamang wala ng̃ sukat na magiging lunas pa. Kung nagkulang ka ng̃ pagsunod at tungkulin, ang iyong mukha'y nagbabadya ng̃ kalakhan ng̃ iyong tiniis na dusa. Ang nangyari sa aking anak sa iyo, ay di ko ibig na maalaman. Dapat maging matindi ang naging dahilan ng̃ inyong pagkakahiwalay, sapagka't si-

ya'y, ng̃ mg̃a nakaraang panahon ay nagdanas ng̃ malaking kahirapan sanhi lamang sa iyo, Dora. Huwag na tayong magusap pa ng̃ natutungkol kay Reinaldo, ang ating sikapin ay yaong sa dalawang bata. Sa aking palagay ay di mo iibiging sa iyo'y mahiwalay.

—Hindi ng̃a po, kung may lugar din lamang, ang tugong banayad ni Dora. Kailan ma'y diko maiiwan ang aking bahay; ng̃uni't di ko maaantay na ang aking mg̃a anak ay manlagi dito tuwi na.

—Ibig ko sanang kupkupin sila, ang pakli ni senyora Earle; dalhin at paturuang ko, ng̃uni't...

—Hindi papayag si Lord Earle, ang sambot ni Dora, ng̃ boong lumanay. Nababatid ko po... at di ko sukat ikamangha naman.

Kinakailang̃ang ipaubaya mo sa aking gawin sa kanila, ang lalong nararapat, ang patuloy ni senyora Earle, yamang handa na ang aking mg̃a panukala. Bibigyan natin ang mg̃a bata ng̃ mabuting turo ayon sa kinakailang̃ang ng̃ kanilang katayuan, na di mahihiwalay sa iyong piling. Sa bandang huli nating mababatid ang iba pang sukat na gawin. Ipahintulot mo lamang sa akin na sila'y makikita ko, gaano ang magiging katuwaang ko kung ang isa sa kanila ay nagtataglay ng̃ pang̃alang ko!

Naalaala ni Dora kung bakit di ng̃a nagkagayon, at isang banayad na pamumula sa hiya ang nakintal sa kanyang mukha.

Ang mg̃a bata'y tunay ng̃ang pagkagaganda, at si Dora'y boong pagmamalaking inilapit sa dakilang dama.

Si senyora Earle ay kinalong si Beatriz.

—Anong ganda, Dora! ang saad na nanggigilalas, ang batang ito'y taglay ang pagmumukha ng̃ mg̃a Earles at may tang̃ing panghalina sa sarili, walang pagsala na sa panahong darating ay magiging isang babaying napakaganda.

—Nagtataglay din ng̃ asal at kataasan ng̃ mg̃a Earle, ang saad ng̃ batang ina, kahit maliit pa'y di ko na masupil.

Si Elena ay minasdan pagkatapos yaon namang magiliw at kaibigibig na mukha ni Lilia. Yaong mg̃a matang may matamis na ting̃ing nakaaakit.

—May isang malaking pagkakaiba ng̃ dalawa, ang winikang nagmumuni; walang sukat pagalinlang̃anan na nang̃ang̃ailang̃an ng̃ isang masusing turo, Dora; at ibig ko na ating pagusapan ang dahilang aking ipinagsadya dito.

Mula sa ipinagtagal ni Elena, ay nahalata ni Dora na kahit sandali man lamang ay di nabitiwan sa kalong si Beatriz; manakanakang kinakaulayaw si Lilia at inaayos yaong hawi ng̃ mg̃a ginintuang buhok; anopa't yaong may mukhang kahawig ng̃ sa mg̃a Earle ay walang pagsalang kanyang pinakamamahal.

Ang dalawang magkasi ni Esteban ay sinamahan ang mahal na senyora upang magpasyal door sa Alamos. Ang kalagayan ng̃ *alqueria* ay naging kagalakan niyang labis; walang alin mang sulok na sukat paglagyan sa dalawang bata upang magkaroon ng̃ mabuting kagaling̃an ng̃ katawan kundi yaon; anopa't ang loob ng̃ bahay ay nararapat baguhin. Pagkatapos ng̃ pagpapasyal na ginawa niya at sampu ng̃ kanyang mg̃a kaalakbay, ang mahal na dama ay ipinakilala ang kanyang mg̃a panukala. Ninanais niyang magpatayo ng̃ isang bagong tahanan para sa kay Dora at sa mg̃a bata, at tuloy tigibin ng̃ mg̃a kasangkapang kinakailang̃an sa nasabing pamamahay. Ang lahat ng̃ magugugol ay siya ang magbibigay. Ng̃ si Elena ay umuwi na ng̃ bahay ay dagling nagpadala ng̃ isang tagapagalaga para sa dalawang bata at kung makaraan ang dalawang taon ay babayad siya sa isang matalinong gurong babaye upang mamahala at magturo sa kay Beatriz at kay Lilia, na di ititiwalag sa piling ng̃ nagmamahal nilang ina.

—Gayun din, ako'y magpapadala ng̃ isang mabuting piano at isang alpa, ang saad ni senyora Earle, ako'y lubhang masisiyahan na siyang pumili ng̃ mg̃a aklat na pagaaralan, mg̃a musika at dibuhong kakai-

langanin nḡ aking mḡa maliliit na apo. Nanasain kong laging nakasuot nḡ mabuting damit at ang kanilang karunungan ay maging dakila. Sa iyo, Dora, natutungkol ang pagtuturo sa dalawang bata nḡ kanilang ikabubuti at di ipagkukulang sa mḡa tungkulin, na kung sakali't batid na ay mawiwika na sila'y maalam na nḡ lahat.

Nḡ mḡa unang sandaling yao'y naisip ni Dora kung paano niya isasagawa yaong atas sa kanya nḡ mahal na senyora, paano niya maituturo yaong kailan ma'y di niya pinagaralan at sa mḡa tungkulin nama'y siya ang unaunang nagkulang.

Nḡ gabing yaong umalis na si Elena at nḡ ang mḡa bata'y nanḡatutulog na ay lumuhod si Dora, na nakataas ang mḡa mata nḡ mukhang namumutla doon sa liwanag nḡ buwan at nananalanḡin sa Diyos na mangyari lamang siyang pagkalooban nḡ biyayang maturuan niya ang kanyang mḡa anak nḡ pagtupad sa tungkulin.

Ang matandang *alqueria* ay wala nḡ tumitira at sa tabi nito ipinatayo ang isang bagong lipon nḡ mḡa tahanan. Sa tahanang ito'y may isang mabuting kalalagyan ni Dora; isang salon para sa pagaaral nḡ dalawang bata, maluluang na tutulugan at isang paliguan, na anopa't sa biglang sabi'y punungpuno nḡ kaayusan para sa lahat nḡ doo'y naninirahan.

Nḡ makaraan ang dalawang taong inaantay ni Elena ay inakala niyang dapat nḡ magpadala nḡ isang gurong babaye sa Alamos, na siya nḡang ginawa nḡ walang anomang pagaalinlanḡan.

---

Sa loob nḡ dalawang taong iyon ay walang anomang balitang kinalaman sa kay Reinaldo.

Matapos mabasa yaong liham na iniwan ni Dora sa kanya, tila manding ang lahat niyang pagibig, ang lahat niyang pagmamahal at paggiliw ay naparam sa kanyang puso. Mahabang oras kung minsang nakaupo at nagiisip sa kahambalhambal niyang kabuhayan na di niya halos ibig pang lumawig.

Liban sa dalawampu't tatlo lamang ang gulang noon niya; gulang na sa sino ma'y siyang ipinagkaka-roon ng̃ sapat na kaya upang makagawa ng̃ lalong da-kilang bagay sa sariling isip, datapuwa't siya'y nag-sasawa na, sa minsang sabi, sa kanyang tinataglay na kabuhayan: yaong adhika niya na ng̃ unang dako'y anaki'y walang kahangganan, yaong lakas at pagma-malaking walang makapantay ay pawang naparam ng̃ lahat. Maminsanminsa'y naaalaala niya yaong payapang mukha ni Valentina at yaong nangyayagos sa pagdu-rusa ng̃ sa kay Dora; naaalaala niya yaong kagiklaha-nang nalarawan sa mg̃a mata ni Valentina, ng̃ si Dora ay magmura sa harap nila; naaalaala niya yaong ka-hihiyang naghari sa kanyang puso ng̃ kanyang mapa-kinggan yaong mg̃a alimura at paghalay na ginawa sa kanya. At yaong walang bait, mangmang at masamang turong babaye ay matuturing niyang kasi!

Ang ganitong mg̃a kurukuro niya'y ng̃ simula ay na-kapagapoy sa kanyang kalooban at pagkatapos ay nag-biga'y sa kanya ng̃ kawalang pagasa sa kanyang bu-hay, Ano ang mangyayari sa kanya? Hindi siya ma-kauwi sa Inglaterra; ang tahanan ng̃ kanyang ama'y na-kasara para sa kanya. Walang landas na bukas si-yang namamalas; kung di rin lamang siya tutulung̃an ng̃ kanyang ama ay di siya makapapasok sa Parlamento, Sa Florencia ay di ibig niyang manglagi. Kai'an man, ang nasasabi sabi niya sa kanyang sarili, ay di na muling nanaisin niyang makita si Valentina Charte-ris, iyang mahal na dalaga na siyang naging saksi ng̃ kanyang sawing kapalaran. Ipauubaya niya ang kinta upang pumaroon sa iba't ibang bayan, na di niya ba-tid kung saan hahantong. Ang katahimikan at kati-wasayan ay nawala sa kanya. Kung ang kanyang ka-lungkutan ay nagbuhat sa isang pagkakataon lamang, at hindi sa kahangganan ng̃ kanyang mg̃a katigasan ng̃ ulo, ay titiisin sana niya ng̃ boong kapayapaan sa loob; ng̃uni't yamang nagbuhat ang lahat ng̃ iyon sa kanyang lubos na pagkukulang, kaya't ang kanyang pag

durusa ay napakalaki... Bago nagbukang liwayway ay nakasulat na siya para sa pagpapaalam sa kay Charteris na ang sinasabi'y siya'y aalis na di maliliban sa Florencia at wala siyang panahong makipagkitang muli. Gayun din sumulat kay Valentina; nguni't sa mga ilang pangungusap na itinitik niya sa papel ay di gaano ang pagdaramdam niyang naipahayag. Ipinamanhik niyang marapating limutin yaong nangyari doon sa kanilang paguusap at patawarin yaong mga alimura at paghalay na ginawa ni Dora na halos siyang ikawaray ng kanyang puso tuwing sumasaalaala.

Ng matunghayan ni Valentina ang liham, ay nabatid nito na yaong matalinong artista ay nilisan na ang siyudad.

Ang kondesa Rosali ay nagdalamhati ng pagalis ni Reinaldo. Nakamamangha ang lahat ng yaon, ang wika niya; samantalang si Dorang kanyang kasi'y umuwing taglay ang mga anak sa Inglaterra, siya nama'y matapos maipagbibili ang kanyang tahanan ay napatungong kasama ni Carlos Estandon sa paglalakbay sa kalagitnaan ng Africa. Ano ang gagawin niya doon?

Huwalang tigil halos ng paghihmutok ang kondesa, sa pagyao ng artista, hanggang sa si Valentina ay nagdalang yamot sa kauulit at paguungkat ng nangyaring kasawian.

Ang lahat ng mahal na tao sa Florencia ay namangha sa magmamana ng Earlescourt, nguni't walang makapapara sa paghanga ni Valentina Charteris.

Ang sa makisig at magandang kondesang sinalita ay pawang katotohanan. Matapos na si Reinaldo ay maisaayos ang mga kailangan ay sumama kay Estandon na patungo sa paglalakbay sa gawing timog ng Africa na di naman tinanggihan nito kamunti man. Ang inihandang dadalhin niya'y di naman karamihan; kaya't sa loob n apat na araw matapos yaong pinangyarihan sa halamanan, si Reinaldo ay nilisan ang Italia upang maglagalag sa balat ng mundo.



# XVI

HINDI ipinagtapat kailan man ni Valentina Charteris ang lihim sa nagdaang panahon. Pinakikimatyagan niya ang mĝa sabisabihan ukol doon sa biglang pagalis ni Reinoldo; nĝuni't, kahima't sa kanyang ina ay di inibig niyang salitin ang isang pangungusap na doo'y natutungkol; siya'y naaawa sa kanyang kaibigan, at nababatid niya na yaong paghalay na ginawa sa kanya ni Dora ay siyang sumugat ng kataasang uri ni Reinaldo, at naging dahilan tuloy nito ng malaking pagdurusa. Ang kanyang mahal at butihing kaugalian ay di nagpapabaya sa walang kadahilanang panibugho; na kung baga man di maatim ng kaawaawang si Dora ay di nararapat munang isagawa, kundi mapatutohanang lubos.

—Naninibugho sa akin! kaawaawang babaye! ang sinasabisabi ni Valentina. Tanĝi lamang ang taglay niyang kamangmanĝan ang siyang makapagpapatawad sa kanya.

Ang kinta ay naging malungkot; at ang kahabagbabag at napagisang alila ay humanap ng ibang kalalagyan. Ang mĝa pintura ni Reinaldo ay binili ng marikit na kondesa na nalungkot sa pagyao ng kanyang kaibigan.

Makaraan ang dalawang buwan, ng nakaupo isang hapon si Valentina sa isang pook na kanyang pinakatatanĝi, na pinangyarihan ng sama ng loob ni Dora,

ang Principe di Borgezi ay dumating na hanap siya. Ang lahat ay umaasa na di maglalao't ang principe ay magpapahayag ng pagibig kay Valentina, at di mapagaalinlanganan na isa sa mga lalaking humanga sa maraming dalaga, nguni't sa mga sandaling yao'y siya'y lubos na iibig ng tapat sa kanyang puso. Ang nakahahalinang mukha ng dalaga, ang mainam niyang buhok, ang mahal at malinis niyang kaluluwa ay naka bihag sa puso ng principe.

Ng mga ilang linggo ay nagmamasid siya ng mga kilos ni Valentina at malaki ang pagnanais na magpahayag ng pagsinta, nguni't nangangamba siya sa magiging wakas ng kanyang pagtatapat...

Ng umaalingawngaw, na si senyora Charteris at ang anak nito ay di matatagalan at lilisanin na ang Florencia, ay siyang pagsusumakit ng Principe di Borgez ng kaparaanan na makapagpahayag ng kanyang damdamin. Hinanap si Valentina, at nasumpungan sa ilalim ng lilim ng mga malalaking punong kahoy.

—Binibining Charteris, ang saad niyang matapos makapagbigay galang, ako'y naparito upang isamu sa inyo ang isang malaking kandili, ang biyayang pinakadakila na mangyayari ninyong ipagkaloob sa isang lalaki.

—At alin po? ang tanong ni Valentira ng boong hinahon, sa palagay ko po ay natutungkol iyan sa isang bagay na walang gaanong kabuluhan.

—Wala pong iba kundi ang inyo lamang pahintulot upang maingatang ko at mahalin ang "Reyna Guinevere", ang pasubali ng principe, iyang larawan na lubos kong pinakatatangi, na katulad ng isang pinakamahalaga kong hiyas, sa minsang sabi'y, iyang pinagkunang huwad.

Si Valentina ay itinaas na nagigiklahanan ang mga mata; iyan po marahil ang sa ibang kahulugan ay isang adhika ng pagiisang dibdib.

—Wala po kayong sukat na masasabi sa akin? Inihahandog ko po sa inyong mga paanan ang aking bu

hay at pagibig. Maaasahan ko po baga?

—Ang tutoo po ay wala akong malaman sabihin sa inyo, ang tugon ni Valentina.

—Hindi ninyo tatanggihan marahil ang aking pagibig, tunay?

—Kung sa bagay po.

—Sabihin mo po sa akin, di ninyo tinatanggihan?

—Hindi ko po masabi, ang tugon ng dalaga na ang tinig ay walang tigatig.

—Kung gayo'y mayroon po akong lubos na pagasa?

Si Valentina ay di umiimik.

Ang sumisinta sa kanya ay minamasdan ng boong kasiyahan ang marikit niyang mukha na walang kamunti mang pagkabalam.

—Kinakailangang ko na magisip muna, ang sambot ni Valentina, makaraan ang ilang sandali. Marahil ay kayo'y nahahanga sa aking higit kay sa ibang mga lalaki; nguni't di ko po kayo iniibig.

—Di baga naman ninyo ipagkakait sa akin na isagawa ko ang nararapat upang masunduan ang inyong pagibig?

—Hindi po; kayo'y iginagalang ko ng labis, principe. At wala na akong ibang masasabi pa.

—Magantay po tayo, kung gayon, ang pasubali ng binata, umasa kayo, Valentina, na wala akong mangyayaring sintahin dito sa ibabaw ng lupa kundi ang isang gaya ninyo lamang.

Sa ilalim niyong mainam na langit, ang mahal na italyano ay iminulan ang istorya ng kanyang pagibig sa mahiwagang pangungusap; malabis niyang iniibig ang maganda at matahimik na dalaga, na kakaiba sa mga babaye sa kanyang bayan. Ng mapakingan ni Valentina ang gayung mga pagsasalaysay ng sa kanya'y kumakaulayaw, ay naaalaala niya noong umagang tagaraw, na di gaanong natatagalan pa, na si Reinaldo ay nagsasalaysay ng tinataglay na istorya ng pagibig nito; at sa ganitong paraa'y naisip ng dalaga na kung si Rei-

naldo ang siyang nasa sa lugar ng̃ principe di Borgezi, ay di niya gagawin ang papagayon ni tutugunin ng̃ gayung kalamigang loob.

—Anong pagkamaalinlang̃in ng̃ mg̃a dalagang inglés! ang sumasaisip ng̃ principe. Natutulad mandin sa isang larawang kahoy kay sa tunay na mg̃a babaye. Masusunduang ko kaya na sa pamamagitan ng̃ aking mg̃a pang̃ung̃usap ay magbago ang katigasan ng̃ mapagmalaking mukhang iyan?

Wala ng̃ang nasapit ang umiibig na makisig; ng̃uni't nagkaroon ng̃ kapahintulutang makaparoon sa Inglaterra sa nalalapit na tagaraw at doon ng̃a wawakasan ang kanyang isinasamo. Si Valentina ay nagtataglay ng̃ pagmamahal sa kanya; humahang̃a sa kanyang dakila at butihing ugali; ng̃uni't ng̃ mg̃a sandaling yao'y di niya iniibig, ng̃uni't tila mandin di niya masasabi na sa mg̃a panahong darating ay di niya kakandilihin ang pagsamo na sa kanya'y iminumungkahi.

---

Si senyora Charteris at ang anak nito ay nilisan ang Florencia at umuwi sa Greenock.

Pagkabalita ni senyora Earle na dumating na ang magina ay dagling dinalaw niya upang huming̃ing balita ukol sa kanyang pinakasisintang anak. Si Charteris ay nagsalaysay ng̃ boong giliw ng̃ natutuugkol kay Dora. at si Valentina na umaasang mangyayari niyang panumbalikin ang katahimikan sa tahanan ng̃ kanyang kaibigan, ay nagpadala ng̃ kanyang masintahing bati sa kay Dora sa pamamagitan ni Elena, at humihing̃ing kapahintulutang makadalaw siya sa Alamos.

Madaling nabatid ni senyora Earle na nakagawa siya ng̃ isang pagkukulang ng̃ ulitin niya kay Dora yaong mg̃a pang̃ung̃usap ni Valentina. Ang mukha ng̃ babeye ay ng̃ una'y namula at pagkatapos ay namutla.

—Isinasamu ko po sa inyo na huwag ninyong mabanggit sa akin ang natutungkol kay Valentina. Hindi ko po siya ibig na makita... wala siyang gagawin sa

akin kundi ang ako'y libakin. At tungkol sa kanyang pakumusta sa akin ay wala akoṅg sukat na maging kasagutan.

Ito ang unang palatandaang tinamo ni senyora Earle ukol sa nakaraang pangyayari; walang sukat na pag-alinlaṅganan na si Dora ay naninibugho kay Valentina. May katuwirang kaya sa papagayung hinala? Mangyayari kayang ang kanyang anak ay umibig pa kay Valentina yamang huli na? Mula nḡ araw na yaon ang pagkahahabag ni senyora Earle sa kanyang anak ay nagulol nḡ gayun na lamang; kapagkaraka'y lumiham kay Valentina, na nḡ mabasa nito ang sulat ay natalos na magpahanggan sa sandaling yao'y di pa siya pinatatawad nḡ kasi ni Reinaldo Earle. Nakaraan ang panahon na walang nangyayaring anumang sakuna, hanggang sa sumapit na ang araw na dapat ipagsimula nḡ pagpapaturo sa dalawa niyang apo. Hindi lubhang maliwag na makatagpo nḡ isang dapat na magturo: sa wakas, ay napili si senyora Vivian balo nḡ isang opisyal na namatay sa India at babaying may sapat na kaya; siya'y isang bantog na magsalita, maalam nḡ wikang]pranses at italyano, na higit kay sa ingles; dakila sa musika at sa pagkaartista ay pangkaraniwan; nḡuni't ang lalong ikinaibig ni Elena sa gurong ito ay sapagka't nagtataglay nḡ kaugaliang mabuti at may loob sa Diyos.

Hindi nḡa mawiwika na isang gawaing māgaan yaong tutungkulin ni Vivian. Ang mḡa bata'y nagtataglay na nḡ limang taong gulang at sampung taon pa ang kinakailaṅgan na manlagi sa piling niya upang matu. ruang mabuti. Si Elena ay binibigyan siya nḡ isang malaking kagantihan taon taon, na bilang kabayaran sa kanyang pagtuturo. Si Vivian ay di nalulungkot bagaman siya,y nagiisa doon sa bahay na kanyang pinagtuturuan at malayo sa mḡa kapisanan. Dumating sa Alamos ang isang mabuting piano at alpa, at si senyora Earle ay nagpapadala lingo lingo nḡ isang kahong mḡa aklat, na ikinasisiya nḡ nagtuturo sa dalawang bata.

Si senyora Vivian na pinagsabihan ni senyora Elena ng mga pangyayari ukol sa pagaasawa ng kanyang anak ay nagalak ng makita si Dora na tinatanggap siyang magiliw at nagsusumikap na mabuti. Iyang si Dora na ng mga unang sandali'y hindi makatanda, kung binabasahan ni Reinaldo, ay nagpapakasikap noon ng pagaaral. Si senyora Vivian na lubhang matalino sa pagtuturo ay ginamit ang mabuting kaparaanan upang si Dora ay matutong madali.

Sumapit ang panahon na si Dora ay nakatutugtog na ng isang *balada* at kumakanta ng malinaw at matamis ang tinig; at nakababatid na ng bantog na autores at maalam magsalitang maayos at di nalilinlang.

Ang kabuhayang taglay ng mga naninirahan sa *alqueria*, ay nakaliligaya: ang karamihan ng araw na dumaraa'y ang magiina'y lagi sa salon ng aralan. Kung hapon ay nagliliwaliw sila sa kagubatan; sa masasayang kaparangan na kinakikitaan nila ng mga di mabilang na hayop na doo'y ipinapastol; kung minsa'y sa mga tabi ng dagat, na kinadidinggan ng mga ugong ng alon na humahampas sa dalampasigan.

Ang dalawang magkapatid ay naguulol untiunti ang tinataglay na kariktan, maging sa pangangatawan at kaisipan; datapwa't ang kaibhan ng dalawa ay lubhang malaki: si Beatriz ay siyang pinakamaganda at mataas na kaugalian at si Lilia ay maalindog at mahinhing kalooban. Sa kay Beatriz ay naghahari ang init ng damdamin at sa kanyang kapatid nama'y pawang katiwasayan at katamisang loob.

Si Dora ay sinisinta ng boong giliw ang kanyang dalawang anak; nguni't sa sarili niya'y nalalarawan ang malaking pagmamahal sa batang nagtataglay ng "mukha ng mga "Earles." Si Beatriz ay mapaghariharian at ang tanging malaking kapintasan ayon sa pagkakilala ni senyora Vivian ay yaong katigasang loob at kawalang tigatig sa bawa't maibigan.

Ang malikot at pangahas na si Beatriz ay tuwi na,y suma sa panganib, at sumapit na halos pinin-

tuho sa boong *Alamos*. Walang sa kanya'y nakaliligalig, ni nakapagbibigay katakutan.

Si Lilia ay lubhang matahimik, ang kaugalian ay tiwasay at walang ligalig kay sa kanyang kapatid; napakagandang loob at mahinhing kilos, sa madaling sabi'y nagtataglay ng̃ tunay na anyong ingles.

Si senyora Earle ay laging dinadalaw ang *Alamos*, wala siyang ikinukubling anomang bagay sa mg̃a bata: batid ng̃ dalawang magkapatid na ang kanilang ama'y nasa sa ibang lupain na di maglalao't uuwi ng̃ kanyang bayan upang sila'y kupkupin sa malaking tahanan. Ang dalawa'y di gaanong nagtatanong ng̃ nauukol sa pagkawalay nila sa kanilang ama, at sukat na lamang ang sila'y nasisiyahan sa lahat ng̃ sa kanila'y isinasalaysay ng̃ kanilang nuno at di naguusisa ng̃ iba pang bagay.

Si senyora Elena ay minamahal ang kanyang dalawang apo, samantalang si Lord Earle ay kahit minsa'y di man inibig na banggitin; kapag ang kanyang liyag ay humihingi ng̃ malaking halaga kay sa karaniwan ay binibigyan niyang nakang̃iti, sapagka't nababatid niya kung saan iniuukol, anopa't di nagbibigkas ng̃ anoman.

Sa gayung katayua'y nakaraan ang labingisang taon na parang isang mahaba at matahimik na pang̃arap. Ang araw ay sumisikat sa silang̃anan upang lumubog sa kanluran; ang mg̃a tubig sa dagat ay lumaki't lumiit, at ang mg̃a bulaklak sa primabera ay bumubuka ang mg̃a talulot upang malanta pagkatapos, ang mg̃a ginintuang dahon sa tagulan ay nang̃alalagas upang maghalili makaraan ang panahong tiglamig, anopa't sa lahat ng̃ ganitong pagbabago, ay walang anomang kaligaligang nangyayari sa tahanang nasa sa pagitan ng̃ mg̃a kagubatan ng̃ Kent.

Si Beatriz at si Lilia ay tumupad na sa labinganim na taong gulang. Ang mg̃a pagsisikap ni Vivian ay nagkaroon ng̃ mabuting bung̃a. Si Lilia ang nakamana sa katalinuhan ng̃ kanyang ama sa gawang pin-

tura, kaya't turing na isang artista. Samantalang si Beatriz ay naging bantog sa musika at nagtataglay ng katangitanging tinig. Ang dalawa'y kapuwa marunong at si Elena ng sila'y mamalas ay hindi matimpi ang isang malaking katuwaan sa loob, at iniisip ang lalong mahalagang hiyas na dapat ipagkaloob sa dalawa; anopa't wala na siyang magawa pa, samantalang si Lord Earle mula pa ng mga nakaraang panaho'y di nagbabago ang katigasan ng loob sa kanyang naging pasya. Sa lugar na maglubag ang tinataglay nitong kagalitan sa kanyang anak ay lalong nagdaragdag samantalang nagluluat at dumaraan ang panahon.

Tungkol kay Reinaldo, ang kanyang ina'y bihibihirang tumanggap ng balita: gayun ma'y siya'y nasa sa Africa, ayon sa mga sulat na kanyang ipinadadala; datapuwa't di naghahayag ng pagasang nauukol sa paguwi.

Ang dalawang magkapatid ay walang isa mang kaibigan at kailan ma'y di sila nakalalampas ng higit sa dalawampung milyang agwat sa Knusford; halos ang lahat ng katuwaan ay di nila nababatid; wala silang kaalaman kung ano ang araw sa kaparangan, ang mga kapisanan at mga sayawan. Si Lilia ay nasisiyahan at maligaya sa gayun niyang pamumuhay; nguni't sa marikit na si Beatriz ay di nangyayari ang gayon, sa kanya'y nakaiinip ang kalagayan niya doon, na katulad anaki ng isang ibong nakukulong, sa kanyang akala.

Ang labingisang taong nagdaan ay pinakinabangang mabuti ni Dora. Yaong mahinahon at magandang babaye na bumihag sa puso ni Reinaldo Earle ay naging matahimik at butihing ugali. Ang mabuting pakitang loob na ipinamalas ni Vivian ay nagsagawa sa kay Dora ng kadakilaan ng mga kilos, ng kaayusan ng kanyang pangungusap at kamahalan ng kaugalian na tinataglay ng isang mataas na senyora; at doon din sa kay Vivian kinamtan niya ang kalakhan at kataasan ng isip.

Dalawang bagay ang tanging nakagagambala sa kay

Dora, na dili iba't ang una'y yaong pagkagalit niya kay Reinaldo at ang ikalawa nama'y yaong pagtakuwil niya sa pagibig at sa mg̃a magiging mang̃ing̃ibig sa dalawa niyang anak. Palagi niyang dinudusta at inaalimura ang mg̃a lalaki na para sa kanya'y pawang magdaraya at mababang̃is; sa ganang kanya'y ang pagibig ay isang kaululan lamang. Si Vivian ay pinagsumikapang pawiin sa mg̃a diwa ni Dora ang gayong isipan, kaya't kahit minsan man lamang, si Beatriz at si Lilia'y di nang̃ahas na bumanggit ng̃ gayung bagay sa harap ng̃ kanilang ina. Kung sa mg̃a aklat na ipinadadala ni senyora Elena sa kanila ay nakababasa ng̃ isang di nila manuynoy at nauukol sa gawang pagibig na pinaiilagilagan ng̃ kanilang ina ay dagli silang lumalapit kay Vivian at sa kanya inihihing̃ing paliwanag. Samantalang si Dora ay nagiging matalino, ay nanunuynoy niya ang kabigatan ng̃ kanyang inasal sa kay Reinaldo. Tuwing masasaisip niya yaong alaala sa nagdaang panahon, ang kanyang mukha'y namumula.

Ang katiwasayan sa pamumuhay na yao'y sa wakas ay naparam. Si Vivian ay biglangbiglang ipinatawag sa kanyang bahay: ang kanyang inang minamahal at pinipintuho ay mabigat ang damdam at nais na makaulayaw siya sa mg̃a natitirang araw pa ng̃ kanyang kabuhayan. Noon di'y lumiham si Elena sa magina na ibinabalita na mapang̃anib ang kalagayan ng̃ kanyang kasi, kaya't di siya makakuhang humanap ng̃ magiging kahalili ni Vivian. Ang naging hangga ng̃ ganitong pangyayari'y ang dalawang magkapatid ay nawalan ng̃ sukat na magalaga sa loob ng̃ ilang linggo.



# XVII

ISANG marikit na umaga ng buwan ng Mayo, si Lilia'y lumabas na nagiisa sa tahanan upang maglarawan, sapagka't niyakag sa kaalindugan ng dagat at langit, na kinakikitaan ng manipis at ilang panginorin na tumatakip; ang mga tilamsik ng araw na tumatama sa ibabaw ng tubig ay nagsasagawa ng animo'y dagat na ginintuan. Sa malayung agwat ay namamalas niya yaong mapuputing layag ng mga bote, na sa pamamagitan ng bahagyang ulap ay anaki'y mga pakpak ng naglalakihang ibon. Ang panooring yao'y siyang nakaakit sa dalaga at inibig na ilarawan.

Ang umagang yao'y nagdudulot ng kasayahan sa sinomang lipos ng dusa. Ng umupo si Lilia sa isang mainam na sulok, yaong kahilihiling umaga ay lalong nagdagdag ng kadakilaan; ang matamis na anyo ng kanyang mukha, ang naglalaguang buhok ng maayos niyang ulo; ang magandang kulay bughaw ng kanyang malalaking mata, ang mapanghalinang ngiti na nanamalaylay sa mga labi niya at ang kanyang maputing noo, na hantungan ng katalinuhan, ay pawang nagpapamalas ng pakikipagkaisa sa kariktan ng panooring sa kanya'y nakaliligid. Ang maliliit niyang daliri'y maliksing gumagalaw sa ibabaw ng papel ng dibuho at ang sinomang sa kanya'y makamamalas sa gayung anyo'y marahil ay di makukuhang walin pa sa gunamganam.

Doon sa matiwasay na mukha ng dalaga ay di nababakas ang kamunti mang apoy ng pagibig, ang mun-

do'y mgpahanggang sa mg̃a oras na yao'y di dinadapyuhan ng̃ makamandag na hihip yaong pusong walang bahid dung̃is ng̃ kasalanan ng̃ sangkatauhan: ang isang maputing. liryo ay hindi makapapara ng̃ kalinisan sa walang malay na si Lilia na nakaupong matahimik sa pagitan ng̃ mapupulang damo, na naglalarawan ng̃ ma puputing layag na namamasdan sa malayung agwat.

Nalilibang na lubha si Lilia sa kanyang gawain, kaya't di napansin yaong ilang marahang yabag ng̃ lumalapit; at sa wakas ay naririg niya yaong malinaw at mataginting na boses na nagsasaad:

—Lilia, kung di ka isang estatuwa, ay magsalita ka. Ng̃ itaas ang paniñgin niya'y nakita si Beatriz sa kanyang piling.

—Ilagay mo sa isang tabi ang iyong mg̃a lapis at tayo'y magusapan, ang patuloy ni Beatriz ng boong taas.

—Akala ko'y ikaw ay nagbabasa sa bahay, ang wika ni Lilia.

—Nagbabasa! ang pabigla ni Beatriz, hindi mo baga nalalamang ako'y pagod na ng̃ kababasa, kasusulat at kapapanahi at sa iba pang mg̃a gawaing ko.

Si Lilia ay namamanghang minamalas yaong magandang mukha ng̃ kanyang kapatid.

—Hindi mo baga ako naiino, ang patuloy, ako'y sawangsawa na sa lahat ng̃ bagay dito. Ibig ko naman ang ibang nababago. Inaakala mo baga na mayroong ibang mg̃a dalaga na katulad natin, na nagtataglay ng̃ kabuhayang malungkot; nakukulong sa isang bahay sa parang, na nagaaral arawaraw, at di man lamang makagawi sa bandang kanan, sapagka't naroroon ang dagat, ni doon sa gawing kaliwa sapagka't nababakod naman ng̃ mg̃a gubat na animo'y bilanggo? Aywang ko kung paano mo natitiis ang papaganito. Ako'y nagsasawa ng̃ lubha.

—Marahil ay may nangyari sa iyo kaninang umaga, ang saad ni Lilia ng̃ boong giliw.

Ikaw ay kaisa ng̃ ating ina; pati sa pagsasalita ay walang pinagibhan. Ni siya't ikaw ay hindi maka

batid sa akin; kapuwa kayo nasisiyahan sa kabuhayang ito, na para sa akin ay nakaiinip at nakasasawa.

—Isipin mong mabuti ang iyong sinasabi, pinakaiibig kong kapatid.

—Ako'y pagod na ng̃ kaiisip; mula pa sa loob ng̃ sampung taon, ay wala akong naririnig kundi, "mag isipisip, magnilaynilay." Naisip ko na ang lahat ng̃ sa taong sukat na isipin at kinakailang̃ang ko ang ibang nababago.

—Masdan mo kay inam niyong namamalas na mg̃a layag, doon sa malayong tanaw, ang saad ni Lilia. Paano makikita'y may araw! Masdan mong mabuti yaong parang isang mahiwagang kamay na sa ati'y kumakaway.

—Ang mg̃a diwang iya'y mabuti para sa iyo, ang tugon ni Beatriz. Ako, bagamang anong pagsusuma kit ng̃ aking pagmamasid ay di ko makita ang isang kabaguhan sa mg̃a boteng yaon. Isipin mo ang mg̃a istorya na ating binabasa. Anong kaibhan ng̃ mg̃a bayani kay sa atin! May mg̃a magulang, kapatid at kaibigan; may mg̃a hiyas at magagarang kasuutan; may mg̃a makisig na nagsisiligaw; nagsasayaw at nagtatamasa ng̃ sarisaring katuwaan. Ng̃ayo'y itulad mo ng̃a ang pamumuhay na yaon sa ating tinataglay; tayo'y nakukulong sa parang isang kombento at naliligid ng̃ mg̃a matatanda.

—Magtahang ka, Beatriz. ang ina ay di matanda.

—Hindi siya matanda sa gulang, ng̃uni't sa mg̃a damdamin tinitiis ay siyang nagpapatanda sa kanya; ang katunaya'y kailan ma'y di natin siya nakitang masaya. Si Vivian ay napakabuti, ng̃uni't kailan ma'y di tumatawa. Oh! Lilia, gaano ang pagnanais kong makakilala ng̃ ibang lupain; ng̃uni't yaong lupaing masaya at mainam na nasusumpung̃an sa kabila niyang karagatan.

—Marahil ay di ka makatatagpo ng̃ bagay na pawang kasayahan sa mundong iyan: ang saad na mahinhin ni Lilia.

—Marapatin mo ngang itago iyang iyong pilosopia, para sa ibang panahon; ang pakli ni Beatriz. Ah, kung talos mo lamang ang dinaramdam ko sa lahat ng ito! Sa loob ng labingisang taon ang mga alon sa dagat ay paulitulit na lamang ang dating pagkanta, at ngayo'y ang tubig ay lumaki't lumiit na gaya ng mga nagdaang araw; ang mga ibo i sa himpapawid ay nagsasabog ng di na nagbagong tinig; ang araw ay sumisikat na kaisa ng mga nagdaang panahon; at hanggang ang anino ng malaking Alamos ay di na nagbago mula pa ng tayo'y dumating dito. Ibig kong tumira doon sa walang ugong ng dagat at ingay ng mga da hong kahoy. Ibig kong tumira doon sa may mga dalagang kagaya ng aking gulang at gawin yaong kanilang gi nagawa, sa akala ko'y atin susundin ang pamumuhay na ito na walang ginagawa kundi magaral at magisip hanggang sa ang ating mga ulo ay maputungan na ng mapuputing buhok.

—Huwag ka namang napakalabis, Beatriz, ang tugong nakatawa ng kanyang kapatid. si Elena ay sabi'y darating na ang tatay sa balang araw, at tayo ay sa kanya matitira.

—Ako'y hindi naniniwala sa lahat ng iyan, ang sambot ni Beatriz, kung minsa'y aking napagkukuro na ang lahat niyang sinasabi ukol sa ating ama ay pulos na isang kuento. Bakit hindi tayo tumitira hanggang ngayon sa kanya? bakit hindi sumusulat kailan man? Kailan ma'y di tayo nagkakaroon ng balita tungkol sa kanya, kundi lamang sa sabi ni senyora Earle; nguni't mayroon pa, Lilia; alam mo yaong minsang aking narinig na sabi ni Vivian sa ating nuno? Hindi maliwag na tayo'y di matira sa Earlescourt; sapagka't kung ang ating ama ay di na umuwi ó mamatay ng batangbata, ang lahat ay mapapasakamay ni Leoncio Dacre at tayo ay mamamalagi dito. Isipin mo, anong ating masasapit na mabuhay ng habang panahon dito sa Alamos.

Ang lahat ng iya'y pawang hulo lamang, sikapin

mong magtiis, yamang di tayo ang maygawa ng ating buhay, kaya't di nating mangyayaring mabago ang takbo ng ating kapalaran.

—Ako, sa ganang aki'y ibig kong baguhin ang aking katayuan: ang saad na nagbubuntong hininga ni Beatriz.

—Wala akong maihahatol sa iyo, ang patuloy ni Lilia kundi ang sumangayong ka sa kapalaran na ating napagsapit. Kung ang mga araw ay nakaiinip sa iyo sanhi sa kawalan ng mga kaligayahan, ay mangyayaring paglibangan mo iyang dakilang kariktan ng arte at ng katalagahan.

—Ang katalagahan at arte ay naroroong mabuti sa kanyang lugar, ang tugon ni Beatriz. Nguni't sa ganang aki'y ibig kong magtamasa ng katuwaan sa buhay.

Inilingon ang kanyang magandang mukha sa kabilang panig ng dagat, at ang hangin sa timog na pumapaspas sa mga dahong kahoy, ay tinangay ang mga pangungusap ng marikit na dalaga hanggang sa mga ilang kabatuhan, na sa malapit doo'y natatanaw ang isang punong kahoy, na sa kanyang lilim ay nakahilig ang isang binata na may taglay na mga balintataw na kikisapkisap, at sa anyo ng pagmumukha ay tila isang kastila; maganda, nguni't ang pangangatawan ay pangkaraniwan. Matagaltagal na sa gayung pagkaanyo, na sumasagap ng masarap na simoy, ng dumating sa pandinig nito ang mga pangungusap ni Beatriz; nangiti at itinaas ang mga mata upang masdan ang nagsasalita: di kaginsag nsa'y nasiyahan ang kanyang kalooban, sapagka't ang dalawang magkapatid ay nakalingon ang mga mukha sa kabilang panig; nguni't ang mga pangungusap na yao'y di na nakatkat sa kanyang diwa: "Ang katalagahan at arte ay naroroong mabuti sa kanyang lugar, nguni't sa ganang aki'y ibig kong magtamasa ng katuwaan sa buhay."

Inantay ng binata hanggang ang mga dalaga'y magsialis at hindi nakaraan ang ilang sandali, ng marinig niya yaong kaisang tinig na nagsasaad.

—Diyan ka na sa iyong mga layag, Lilia; ibig ko

na ang mĝa boteng iyan ay pumarito at tayo'y kunin: ibig kong magkaroon nĝ mĝa pakpak upang lumipad sa kabilang dako nĝ karagatan, at makita ang mainam at magulong lupain na nasa sa kabila niya. Paalam; ayoko nĝ marinig ang ingay nĝ mĝa along iyan!

Ang binata na nagmamasid ay natanaw na tumitindig si Beatriz sa kinauupan at patunĝo na nĝ paglakad. Sa katulinan nĝ isip niya ay nagtindig din, at tinunĝo ang ibang landas, upang salubunĝin.

Bumababa ang dalaga sa mĝa pulutong nĝ kabatuhan na nagkakantang masaya; nĝ siya'y malayu na sa piling nĝ kanyang kapatid, ay naalaala niya yaong titik nĝ isang kata na ipinakakanta sa kanyang madalas ni Elena, at walang kakabakaba ang kanyang loob na siya'y magagambala, nĝ umagang yaon, kaya't nagsimulang kumanta. Ang hanĝi'y ipinapaspas ang hawi nĝ kanyang buhok, at nagdudulot sa kanya nĝ samyo nĝ mĝa bulaklak sa kaparanĝan, anopa't, hindi nagbabala nĝ anomang palatandaan nĝ kapanĝaniban na sasapitin niya; ang mĝa ibon ay nagaawit na masasaya, at ang tilamsik nĝ araw ay nagbabadya n kadakilaan nĝ umagang iyon.

Sa kalahatian ng landas, ang mga bato ay madudulas at makipot ang daan, kaya't si Beatriz ay nakasalubong nĝ isang di kilala. Makakita nĝ isang taga ibang lupa sa Alamos, ay isang bagay na bihibihira, sapagka't matagal bago dumating doon ang mĝa ilang artista o manĝanĝalakal kayang naparoroon sa nasabing alqueria. Yaong naiibang tao, ay tila mandin ayon sa masid ni Beatriz ay isang kabalyero. Sa minsang sandali'y kapuwa natigilan ang magkaharap, pagkatapos, ang binata ay tumabi upang bigyang daan yaong kasalubong. Nĝ mĝa sandaling yao'y namalas nito yaong dakilang kagandahan nĝ mukha at kanyang naalaala yaong mĝa panĝunĝusap na di pa naglalao'y napakinggan niya.

—Walang sukat na ikagikla, ang naisip nĝ binata,

isang tunay na kasalanan ang magkaroon ng isang magandang diwata na nakukubli sa pook na ito.

Mula nanga ng mga sandaling yao'y ang alaala sa diwatang namalas ay di na naparam sa kanyang diwa, at mangyari na ang mangyayari'y di niya ipauubayang di muling masilip.

Ng kinabukasa'y nakita niya ang dalawang magkapatid na tumutungo doon sa pook na napili ni Lilia. Manakanakang dumarating sa kanyang pandinig yaong tinig ni Beatriz, na sa marahang tunog ay inuulitulit:

*Lalaki, babayi't bata'y umiiyak,*
*Ang landas ng buhay ay kung tinatahak,*
*Sa paghanap lamang ng ligayang hamak,*
*Na di kinakamtan sa gintu ma't pilak.*

—Kung nababatid mo lamang kung gaano ang pagibig ko sa mga pangungusap na ito Lilia,—nadinig ng binata na binabanggit ang kaisang pangungusap.—Iniibig kong malaman kung gaano kalayo ng aking wakas ng kapalaran. Ako kaya'y tatangis na kagaya ng sinasabi ng kanta? Magpahanggang ngayo'y hindi ko pa nababatid kung ano iyang mga luhang umaagos sa pagdadalamhati.

Noon lamang, iniwan ni Lilia ang batong kinauupan niya, at si Beatriz ay napagisang nagbabasa hanggang ang sikat ng araw sa tanghali ay tumakip na sa mga tubig ng karagatan. Ang aklat na hawak sa kamay ay nakalilibang sa kanya, sapagka't naglalaman ng bagay na nangyayari sa kalagitnaan ng mundo na pinapanaginip niya gabi't araw; anopa't ang lahat ng mga taong sinasaysay sa kanyang binabasa'y pawang mga mahal, mabubuting ugali at matapat, at ang kaawaawang dalaga'y sa laot ng kanyang kabataan ay walang akala kundi ang lahat ng naninirahan sa kabilang panig ng mundo ay pawang mga bayaning kagaya ng sinasabi ng kanyang nobela.

Ng siya'y naglalakad na patungo sa landas na naghahatid sa kabukiran, ay napansin niya na yaong isang di kilalang tao na nakasalubong niyang minsan ng siya'y papauwi ng bahay, ay sumasabay sa kanya. Muling yumuko ng boong galang sa harap niya at nagbigkas ng isang tanong ukol sa landas. Si Beatriz ay tumugong walang pagkabalam; nguni't hindi niya mahaka yaong kamanghaang nakikintal sa mukha ng binata. Ang sarili niyang mukha'y namula sa paningin niyong di kilala na ng mapansin nito'y nagdanas sa puso ng matinding tibok ng damdamin. Nilagos ni Beatriz ang bukirin at ang binata'y sumusunod sa kanyang piling. Kailan man ay di naalaala ng dalaga pagkaraan ng ilang sandali, kung paano ang nangyari, na sa mga ilang minuto ng kanyang paglakad; ang binata'y nagsimula na ng pagsasalaysay ng mga kadakilaan sa Inglaterra ng doo'y naroroon siya. Sa ganitong binigkas ng binata'y nakalimot si Beatriz sa kimkim niyang kabaitan at kaya't itinaas ang mga mata upang malasin ang sa kanya'y kumakaulayaw.

—Ah! kung gayo'y, ang pabigla ni Beatriz, nakita ninyo iyang magulong mundo na nasa kabila ng karagatan?

—Oo, nakita ko. Ako'y natira din sa mga ibang lupain, sa lalong kakaiba sa Inglaterra na anaki'y nauukol sa ibang mundo. Naramdamang ko ang iba't ibang klima at hinangaang ko ang kariktan ng mga langit at kababalaghan ng katalagahan, sa mga bayang yaon na pinagmumulan ng mababangong kanela.

Samantalang siya'y nagsasalita ng papagayon, ang mga mata ni Beatriz ay napapako sa kanya. Ng inaakala ng binata na nahanga ang kalooban ng kanyang kapiling, ay nagbigay galang at saka huminging paumanhin sa kanyang pagsasalita bago lumayo ng patuluyan.

Kung si Dora ay katulad ng ibang mga ina, ay disi'y ipinagsabi ng anak niya yaong pagkakatagpo sa binatang manglalakbay na nakababatid ng iba't ibang

lupain; nḡuni't palibhasa'y batid na ni Beatriz ang kalooban nḡ kanyang ina, kaya't di iminulan kamunti man yaong natutungkol sa nangyari sa kanya nḡ siya'y pauwi na nḡ bahay. Matagal na sumasaisip niya si Hugo Fernely, di sanhi sa pagibig, kundi sa mḡa lupaing nakikilala nito at nagaantay siyang muling makapanalig upang magbalita nḡ iba pang nababatid ukol sa ibang mundo.

—Kung may isang tao na laging magsasalaysay nḡ katuladniyon, ang nasasabisabi sa kanyang sarili, marahil ang kabuhayan doon sa Alamos ay di makaiinip na gaano.

Dalawang araw ang nakalipas nḡ si Beatriz ay lalakadlakad sa paligidligid nḡ kabatuhan, ay nasumpunḡan si Hugo Fernely. Siya'y natigilan at sa kanyang dibdib ay nagdanas nḡ malaking kasiyahan.

—Ipagpatawad mo po sa akin, ang saad nḡ binata. sapagka't tila hindi mangyaring di ko pasalubunḡang kayo nḡ ilang salita. Ang panahong nakaraan mula nḡ kayo'y mamalas ay naganyo sa akin nḡ animo'y isang matagal na gabi.

Taglay sa kamay ang ilang mabagong liryo sa parang at matapos magbigay galang ay inihandog kay Beatriz.

—Ito'y ang pinakamagandang bulaklak sa aking nakita sa boong buhay ko, ang saad, at isinasamu ko ang inyong kapahintulutan upang maihandog sa inyo, dalagang napakaganda sa mḡa nilalang ni Bathala dito sa mundong ibabaw.

Inabot ni Beatriz na namumula sa mḡa panḡunḡusap na yaon. Dagli nḡa silang nagpasyal sa ibabaw nḡ buhanḡin nḡ dalampasigan nḡ karagatan. Ang pananalita nḡ binata ay nakaaakit sa kanya. Nagpakilala nḡ taglay niyang panḡalan at pagkapinunong sasakyangdagat. Nagsalaysay siya nḡ ukol sa malalalim na karagatan at nḡ mḡa kababalaghang tinataglay nḡ tinatawag na oseano; sa mḡa pulo nḡ pulang koral at sa mḡa tubig nito na sa kailaliman ay kinadoroonan nḡ maiinam na perlas; sa mḡa nagniningning na bituin na kailan ma'y di

nakikitang maliwanag mula sa lupa. Sinabi rin sa dalaga yaong mg̃a araw kung tiwasay ang panahon ay madalas magkaroon sa ibabaw ng̃ karagatan ng̃ anaki'y "*Isang sasakyang napipinta sa ibabaw ng matahimik na dagat*".

Sa kanyang nakapanggigilalas na hakain at buhay na pagkukuro, ay sumusunod si Beatriz sa kaulayaw na nagsasalaysay ng̃ hanggáng sa mg̃a kalaliman ng̃ karagatan, na kinadoroonan ng̃ walang katapusang mg̃a iba't ibang kayamanan na kailan ma'y di nakikita ng̃ mg̃a mata ng̃ sinoman. Kahit isang salita man lamang ay di ipinauubaya na di pakinggan ng̃ dalaga, at dahil dito'y nabatid ng̃ binatang kumakausap na natitigib ng̃ katuwaan. Walang ano pa mang pagmamakisig ang iminulan; ng̃uni't ng̃ magpaalam ay sinabi, na ang alaala ng̃ umagang yao'y di makakatkat sa kanyang diwa na siyang pinakamaligaya sa kanyang buhay.

Nakaraan ang ilang araw at tila manding isang bagay na pinagtitiyap ang pagtatagpo ni Beattiz at ni Hugo Fernely. Si Lilia ay nanggigilalas na ang kanyang kapatid ay nawiwiling magpasyal na madalas ng̃ walang kasama at nagiisa, ay namamalas niya na ang kanyang mukhang maganda ay tila manding mahigit ang kasayahan kay sa dati; anopa't kahit bahagya mang guniguni ay di bumabakla sa kanyang isip.

Si Beatriz ay laging nasa sa alaala si Hugo Fernely; ang kanyang diwa ay tuwi na'y naroroon sa mg̃a pagsasalaysay na ginagawa sa kanya ng̃ binata ng̃ mg̃a nakita nito; nababatid ng̃a ni Hugo ang lahat ng̃ gayung paghang̃a sa kanya, datapuwa't siya'y nagaantay na sa puso ng̃ dalaga'y magsupling ang wagas na pagibig.

Wala ng̃ang mg̃a pang̃ung̃usap na sukat makapagsaysay ng̃ damdamin niya na nagbubuhat sa pagsinta kay Beatriz. Tila mandin sa kanyang akala na yao'y isang kuento ng̃ mg̃a pang̃arap. Mula ng̃ mg̃a unang sandaling tamaang titig niya yaong mapanghalinang mukha ay dinamdam na sa pusong magsupling ang

isang tunay na pagibig na di niya makayang huluin sa sarili niyang bait kung bakit, kaya't minagaling niyang masunduan ang pagsinta ng̃ dalaga.

Untiunti binabagbag niya ang paggiliw ni Beatriz, na minamatyagan ng̃ kanyang panin̄gin ang lalong pinakamaliit na pagbabago na nakikintal sa mukha ng̃ diwata; pinasimulan niyang pagmakisigan at pagukulan ng̃ mg̃a ilang pagpupuri, n̄guni't di gaanong pinapansin. Iminulan niyang isang pinakamarikit sa tanang nilalang sa lupa; at winika niya na ulad sa isang reyna, at siya nama'y turing na isang masunuring alipin.

Untiunting yaong matamis na lason ay nagsasagawa at sumapit ang isang araw na yaong mg̃a pamimintuho ni Hugo Fernely ay naging isang malaking kailan̄gan para sa kay Beatriz Earle. Nahimok ng̃a ng̃ binata at sa wakas ay kanyang napaibig. Siya ng̃a at dili iba ang unang naging kasintahan ng̃ marikit na diwata sa kagubatan ng̃ Alamos. Kung si Beatriz ay kapara ng̃ mg̃a ibang dalaga na naliligid ng̃ mg̃a kaibigan, madalas sa mg̃a kapisanan at nalulukubang palagi ng̃ masintahing ina, kailan ma'y di niya nanaising mamalagi sa kanyang panin̄gin si Hugo Fernely at di rin siya malulugami sa malaking pan̄ganib. Anopa't sa kasalukuyang pagkakataon, samantalang si Dora ay namamalagi sa pagiisa at tinatan̄gisan sa puso ang isang malaking sakuna dahil sa kanyang kasi; samantalang si Reinaldo ay pinaghaharian ng̃ kanyang malabis na paghihinagpis na nakalimot kapuwa sa mg̃a tungkulin nila sa dalawang bata, na itinalaga ng̃ Kataastaasang Lumikha sa kanila, si Beatriz ay patuloy ang takbo ng̃ kanyang kapalaran.

Yaong mainit na kaagalian na ipinagkaloob ng̃ katalagahan sa dalaga, ay nagwakas ng̃ isang malungkot na pangyayari. Si Hugo Fernely ay nakilala si Beatriz na anaki'y higit sa tanan; at sa pagsunod sa atas ng̃ kanyang pagkukuro, ay nasunduan niyang pamalagiin sa kanyang loob na parang isang hiyas na wa-

lang pagmamaliw at pinintuhu nḡ labis sa lalong marikit na bagay sa mundong ibabaw.

Tuwing umaga, si Beatriz ay magiliw na kinakaulayaw si Hugo upang mapakinggan sa mḡa labi nito ang iba pang mḡa panḡunḡusap na nakalulugod sa kanyang puso.

Ang may sagutin sa kapahamakan ni Beatriz ay ang kanyang inang matigas ang ulo, na namamalagi sa mabanḡis na kaasalan: may sagutin din ang pabaya at mapagmalaking ama, datapuwa't ang walang malay na bata na nasawi ay di sukat mabibigyang sisi!

Si Hugo ay inuulitulit ang kanyang pagibig sa libo libong paraan nḡ pananalita sa harap niyong dakilang diwata. Ito'y parang isang bituin na nagsisilbing patnubay sa maalong karagatan nḡ kabuhayan. At sapagka't siyang karaniwan, ang dalagang yao'y lalong nagagalak kung napapakinggan yaong sigabo nḡ pagibig doon sa lilim nḡ malalagong kahuyan nḡ gubat, ó sa dalampasigan nḡ dagat kay sa malungkot na tahanan. Datapuwa't isang malaking pagkakataon, at sino man sa mḡa nagtatanod sa dalaga ay di nagtaglay nḡ anomang hinala sa kapahamakang nangyayari.

Ang nakakayag sa dalaga ay yaong hiwaga nḡ patagong pagtatagpo. Kung si Hugo ay tinanggap doon sa Alamos, walang sukat na pagalinlanḡanan na sa loob nḡ walong araw ay magdadalang yamot sa kanya; nḡuni't ang himala nḡ kanilang pagiibigan ay lumilibang sa diwa ni Beatriz at gayun ang nangyari, na samantalang ang mais ay naglalaman sa pananim at ang mḡa bulaklak ay natutuyo sa kanilang mḡa supling, ang anak ni Reinaldo Earle ay patuloy sa landas nḡ kanyang sawing kapalaran.



# XVIII

ANG pangarap ni Hugo Fernely ay nagtamo sa wakas ng isang kahangganan. Lumalapit na yaong panahon na kanyang lilisanin ang Seabay ang sasakyang pinamamatnubayan niya'y patutungo sa ng ilang araw sa China. Dahil sa ganitong pangyaloob yari na lilisanin niyang walang pagsala yaong dalaga na kanyang sinisinta, ay halos nagkakawaray ang kanyang puso sa malabis na pagdurusa; sa kanya'y tila mandin ang kabuhaya'y napakahirap kung wala si Bea triz sa kanyang piling; makalilibong nagmumunakala sa kanyang sarili at nagtatanong na aniya'y" iibiging kaya ako niya?

Ang araw ng pagalis ay natatakdaan na, datapuwa't, si Hugo ay di pa nagkakamit ng kapangakuan ni Beatriz.

Isang umaga'y natagpuan niya bago pumasok sa damuhan, pook na pinakamainam sa Knutsford. Ang tinutungtungang lupa'y nasasabugan ng mga bulaklak; doo'y namamalas ang mga hasintong gubat, nagpupulahang dedaleras at di mabilang na mga bulaklak ng mga presas; ang nagtataasang mga almo na doo'y nagkakatipon ay nagaabot halos ang mga sanga at nagaanyong mga lungtiang bubong.

Si Beatriz ay natutuwang labis sa kariktan ng gayong anyo ng kaparangan at doon nga siya natanaw

ni Hugong nakahilig sa pagitan ng̃ mg̃a eletsos ng umagang di sukat malimutan. Sa minsang sandali'y lumagay sa isang tabi at ang kanyang mukha'y nalarawanan ng̃ kagalakan.

—Anong ningning ng̃ araw! ang saad ni Hugo, tunay na nakagigikla sa akin na ang mg̃a ibon ay magawit at ang mg̃a bulaklak ay magsabog ng̃ kanilang kabangũhan, bago kayo dumating sa pook na ito!

—At bakit? ang tanong ni Beatriz, na nakang̃iti, ako ay di araw.

—Sa ganang aki'y natutulad kayo sa araw, At bago binayaang makatugon ang dalaga'y siya ay lumuhod sa mg̃a paanan ni Beatriz at hinawakan ang isang kamay nito bago nagpahayag ng̃ wagas niyang pagsinta.

Sino man ang makaririnig ng̃ mg̃a piling pang̃ung̃usap ng̃ binata'y sapilitang dadaluyan ng̃ tibok ng̃ puso. Iminulan ng̃a kung gaanong lungkot ang namamalas niya sa hinaharap, kundi magtataglay ng̃ kanyang pagibig at kung gaano kapait ang magiging hangga ng̃ kanyang buhay kung wala siya; datapuwa't kung tutugunin ang kanyang pagsinta at ipahihintulot niyang maging kasi, ay sa kanyang pagbalik, ay gagawin siyang isang reyna. Dadalhin niya doon sa malalayong bayan na kakikitaan ng̃ sarisaring kababalaghan at kariktan na pinapang̃arap ng̃ kanyang diwa; uuwian niya ng̃ hiyas at magagandang suot, na makapagpapadakilang lalo sa tinataglay niyang kagandahan; at ang lahat ng̃ ito, at liban lamang dito, ang naging sanhi ng̃ sa kanya'y pagsinta ng̃ dalaga.

Minasdan ni Beatriz ang marikit na mukha ni Hugo na namumutla sa pagirog; at ng̃ kanyang maramdaman ang mg̃a labing nagkintal ng̃ halik sa mg̃a kamay niya at ang mainit na luhang tumigmak sa kanyang mg̃a daliri ay naisip niya na yaon marahil ang pagibig na sinasabi ng̃ mg̃a nobelang kanyang nabasa.

—Beatriz, ang pabigla ni Hugo, huwag mo sana akong pagdusahin sa isang pang̃ung̃usap lamang! Sabihin mo na ako'y iyong sinisinta, buhay ko, sabihin mo

kung ako'y muling manumbalik ay turing na kitang akin. Sisikaping ko na ang iyong buhay ay manglagi sa kaligayahan at di kita ipauubaya anoman ang mangyari.

Tinablan ang dalaga sa gayong mĝa panĝunĝusap na binitiwan sa harap niya. Anumang tigas at pagmamataas ni Beatriz, ay nanghina sa gayung walang katimbang na pagibig nĝ binata; at halos di nawawatasan ang ginagawa ay ipinatong ang kanyang mapuputing kamay sa ulo nĝ kanyang niiliyag.

—Magtahang ka Hugo, ang saad, huwag mo akong sindakin. Iniibig kita; masdan mo na iyang iyong mĝa luha ay binasa ang aking mga kamay.

Hindi yaon ang tugong tapat nĝ lubos na pagibig, nĝuni gayun ma'y nasiyahan ang binata sa kanya. Hinawakan si Beatriz sa mĝa bisig at saka hinagkan ang kanyang mĝa labi na di tumanggi kamunti man; ang dalaga'y alanĝaning walang diwa, alanĝaning takot, subali't ang katutohanan ay suko nĝ lubos.

—Ikaw ay akin na, ang saad ni Hugo, at tanĝing akin lamang; walang sa ati'y makapaghihiwalay kundi ang kamatayan lamang.

—Magtigil ka! ang sigaw ni Beatriz na nanĝinĝinig ang boong katawan.

—Ang mĝa panĝunĝusap na iya'y nakatatakot para sa akin, Hugo, huwag mong maulit sa aking harap.

—Mabuti: ang pakli nĝ binata.

At si Beatriz ay nakalimot sa mĝa katakutan nĝ makitang ang kanyang sinta ay maligaya at nagmamalaki nĝ masunduan ang nais na pagibig.

Noo'y isang umaga nĝ ika 15 nĝ Hulyo, araw na kanyang tinandaan, at sa dalawang taong makaraan ay muling babalik upang dalhin siya sa malayu doon sa tahanang kinalilibinĝan nĝ kanyang kagandahan at katalinuhan.

Ito nĝa ang pagasa na naghari sa diwa nĝ dalaga Di wagas ang pagsinta niya kay Hugo, kahima't anung laki nĝ mĝa pagsamu at pagmamakisig sa kanya danĝang kung mayroon lamang siyang sukat na kapa-

raanan, ang maiwasan yaong pagiisa at kalungkutan doon sa tahanan niyang tinataglay, marahil ay di niya maiisip ang gawang umibig. Walang naging sanhi ng pagtanggap niya sa kay Hugong kanyang iniibig, kundi sa masidhing nais na mabago ang kanyang kabuhayan, na sa araw araw ay di matiis.

Nakangiti siyang pinakikinggan ang mga pangako ni Hugo sa pagbalik, makaraan ang dalawang taon dahil lamang sa kanya; at sa di pagiisip sa kasamang ibubunga ng paglilihim ng kanyang iniingatang pagibig, at inakit palibhasa ng maalab na damdamin, ay ipinagtapat sa kanyang sinta ang mga paglibak ng kanyang tumatangis na ina sa pagibig ng mga lalaki.

—Di mo sukat na sabihin sa akin ang papaganyan, ang binigkas ng binata, bayaan mo sa akin ang bagay na iyan para sa aking pagbalik. Ako'y umaasa na magkakaroon ako ng maraming salapi, at marahil ay ako'y magiging kapitan ng isang malaking sasakyan. Ang iyong ina'y di ako tatanggihan kapag ako'y kanyang nakitang malabis ang pagibig ko sa iyo; at gayun din, kapag umuwi na ang iyong ama, na iyong sinasabi sa akin, ay manlagi kang tapat sa akin, Beatriz?

—Oo; ipinangangaku ko sa iyo.

—At kung sakali mang ang iba'y suminta sa iyo, at pangakuang ka ng mga kayamanan at mabuting kalagayan, ay di mo lilimutin ang iyong si Hugo?

—Oo; ang tugong walang tigatig.

—Isipin mong ang dalawang taon ay madaling makaraan. Oh! sinta niyaring buhay ko, sa huwebes ay yayao na ako sa iyong piling; sikapin mong ipagkaloob sa akin ang kaligayahang makita kitang muli kung mangyayari. Ang sandaling malayu sa iyo, ay dinaramdam ko ng labis.

Mula ng panahong yaon, ang mga tagabukid at manggagawa ay lipos ng mga gawain sa kabilang dako ng Knutsford, si Dora at si Lilia ay nalilibang; ang nauna'y sa pagbubukas ng kahon ng mga aklat na kara-

rating pa lamang, at yaon namang isa'y sa tinatapos na pintura; kaya't si Beatriz ay nagkaroon ng̃ lubos na panahon na makapag samantala sa mahabang oras na kaulayaw si Hugo, na sa bawa't sandali'y nagdaragdag ang taglay nitong pagibig.

Ang binatang kapitan ay aalis ng̃ huwebes; at sa mierkoles ng̃ hapon ay muling makikipagkita sa kanyang sinta upang magpaalam. Ang pagibig niya'y tunay at di magmamaliw. Ang tang̃ing nakapagaalinlang̃an sa binata ay sapagka't si Beatriz ay nagtataglay ng̃ dugong mahal na lubhang kakaiba sa kanya; datapuwa't gayun ma'y, kanyang ipinalalagay na yaong istoryang ukol sa ama ng̃ dalaga ay di mangyayaring magkatutoo. Hindi mangyayaring si Reinaldo Earle ay madala ang kanyang anak sa kastilyo; magpahanggang sa mg̃a panahong yao'y wala pang kasiguruhan sa kahahangganan niya; at dahilan sa ganitong pagkukuro ng̃ binata ay nanatiling bahagya sa katiwasayan ang kanyang kalooban.

Matapos makapagpasyal sa gubat, ang dalawa'y umupo sa tabi ng̃ dalampasigan na minamalas yaong paglubog ng̃ araw. Dinukot ni Hugo sa bulsa ng̃ kanyang gaban ang isang maliit na kahong nababalot ng̃ tersiyopelo, at inilagay sa kamay ni Beatriz, na ng̃ buksan nito ay napasigaw sa panggigilalas ng̃ mamasdan yaong napakarikit na sinsing na gintong lantay at sa gitna'y nakatampok ang tatlong mahalagang *opalo.*

—Masdan mo ang nakatitik sa gitna: ang saad ni Hugo.

Kinuha ng̃ dalaga ang singsing at binasa ang doo'y nauukit:

"Magtatapat hanggang kamatayan".

—Ah! Hugo, ang pabiglang sabi, muli na namang ang pang̃ung̃usap na iya'y nakapang̃ang̃amba sa aking puso.

Ang binata'y nang̃iti, at isinamo sa kanya na ipahintulot na maisoot sa daliri niya.

Makaraan ang dalawang taon at kung ako,y bu-

malik, ay muli kong susuutan ang kamay na iyan ng̃ isang singsing na ginto. Huwag mong ipaubayang di gagamitin iyang Beatriz, sa araw araw, sapagka't iyan ang sagisag ng̃ ating pagiibigan.

—Gagamiting kong lagi ang tugon ng̃ dalaga; ang aking ina'y di mapapansin ito, at ang iba'y aakalaing walang ibang may kalooban kundi siya.

—Ng̃ayon, sinta ko, ang wika ni Hugo, ibig ko na sumumpa ka na ikaw ay magtatapat sa akin.

—Isinusumpa ko: ang sagot ni Beatriz na minamalas yaon libo libong kislap na nagbubuhat sa *opalo.*

Kailan ma'y di nalimutan ni Beatriz yaong sandali ng̃ kanyang pagkasumpa. Ang araw ay untiunti ng̃ nagkukubli sa kanyang tahanan, ang boong paligidligid ay sinasabugan ng̃ makapal na lambong, bilang pag papaalaala ng̃ sasapit na gabi, datapuwa't ang binatang kanyang sinisinta ay naroroon pa sa piling niya.

—Ako'y yayao na, Hugo, ang saad ni Beatriz. Ang ina ko ay hahanapin na ako.

—Ulitin mo sanang muli sa akin, pinakamamahal ko at sinisinta, na di mo ako lilimutin at sa aking pagbalik ay kita'y magiging kasi: ang samo ni Hugong nakamasid ng̃ boong giliw sa mukha ng̃ kaulayaw.

—Oo; ang sagot ng̃ dalaga na nahahang̃a mandin doon sa pagdurusa at paggiliw ng̃ kanyang sinisinta. Huwag ka sanang magtaksil, sapagka't kung magkakagayo'y...

—Ano ang mangyayari kung bagaman? ang tanong ni Beatriz na nakang̃iti.

—Mangyayari na, o ako'y magpapakamatay, ó papataying kita ó kun dili'y kapuwa kita mamamatay; ng̃uni't, huwag din sanang ipahintulot ng̃ Diyos. Anopa't sa ganang aki'y ang lahat ng̃ bagay dito sa lupa'y magkukulang, ng̃uni't ikaw na isang babaying mahal ay di magtataksil banta ko sa akin. Sabihin mo sana, "iniibig kita ng̃ boong puso, Hugo". Ibig ko na iyan ang mg̃a pang̃ung̃usap kong sa iyo'y marinig sa hapong ito; iyan lamang ang tang̃ing makakapiling ko

tuwi na doon sa malalayong lakbaying aking tutungu-hin, at siya lamang tanging magiging ginhawa at ka-ligayahan ng̃ aking pagalis.

—"Iniibig kita ng̃ boong puso, Hugo:"—ang saad ng̃ dalaga, bilang pagsunod sa adhika ng̃ kanyang sinta.

Isang masaklap na buntong hininga ang pabiglang namutawi sa mg̃a namumutlang labi ng̃ binata. At kahit kamatayan ma'y di makapagbibigay lungkot sa kanya, di gaya ng̃ paglayo sa kanyang iniibig. Pa-mayamaya'y nagtindig at hinagkan sa noo si Beatriz bago ipinaubaya yaong pook na kanilang kinadoroonan.

—Paalam na! ang paglilibang ng̃ mg̃a linggong yao'y sumapit na sa kanyang kahangganan: bukas ay muling manunumbalik ang pagiisa sa pamumuhay na yaon, na walang sinomang aaliw sa pamamagitan ng̃ mg̃a papuri at pagmamahal. Wala ng̃ natitira, wala na, kundi yaon na lamang alaala at yaong mahiwagang singsing.

Ng̃ mg̃a unang sandali'y nanggilalas si Beatriz kay Hugo, na ang gayo'y natutungkol lamang sa kalungku-tan ng̃ kanyang pamumuhay doon sa kaparang̃an; da-tapuwa't ng̃ makaraan ang ilang araw ay saka siya nagsisi sa mg̃a nagawa niyang yaon. Sa ganang kan-ya'y ang lahat ng̃ mg̃a iminulang pang̃ung̃usap hing-gil sa pagibig at mg̃a paggiliw ng̃ binata, ay waring isang bagay na pangparaang panahon lamang. Min-sa'y sinubok niyang saysayin sa kanyang kapatid na si Lilia ang lahat ng̃ mg̃a pangyayaring nakaraan, ng̃u-ni't taglay ng̃ kanyang pagaalinlang̃an at takot sa ma-giging wakas, ay muling binawi ang mg̃a pang̃ung̃usap at ginawang anaki'y isang biro ang lahat niyang si-nabi.

Ng̃ mg̃a araw ding yao'y dumating ang sulat ni Vivian na nagbabalita ng̃ kanyang pagdating. Ang da-lawa'y gayun na lamang ang kagalakan, sa balitang ti-nanggap nila.

Kararaan lamang ng̃ ilang araw matapos matang-gap yaong liham, ng̃ dumating si Vivian na taglay

ang maraming kabaguhan, maiinam na aklat at papel ng musika: ito'y nagdulot ng isang kaaliwan doon sa mga naninirahan sa Alamos.

Nahalata ni Vivian, ang isang pagbabago ng kaugalian ni Beatriz; nagbawas ng kaunti ang taglay na pagkainip at kalungkutan sa kabuhayan doon. Nawala rin yaong pagkamatapatin: at sumapit ang panahon na halos nababasa ni Vivian ang mga isipan niyang tinataglay; nguni't tila manding mahirap ng maapula pa. Kailan ma'y di nagbibigkas ng nauukol sa darating na panahon, at kung sakasakaling may nakapagsasabi sa harap niya'y nahahalata ng tagapagturo ang panginginig at pamumutla ng kanyang mukha. Boong sidhing pinagsikapan ni Viviang masunduan ang sanhi ng gayon, sapagka't nababatid niya na si Beatriz ay nagkukubli ng isang lihim sa kaibuturan ng puso.



**WAKAS NG UNANG HATI NG NOBELANG "SA LAOT NG PAGSUSUYUAN"**



# Mga naging kamalian sa Limbagan

| Pag. | Nababasa. | Dapat basahin. |
|---|---|---|
| 11 | Sinasabl | Sinasabi |
| ,, | iyong | inyong |
| ,, | dinalaluyan | dinaluyan |
| ,, | —Ipagkaloob mo na ama ko sa akin ang iyong pahintulot, ang samung muli ng̃ kanyang anak; akalain mong kita'y iniibig nt gayun din iniibig ko si Dora, at hindi ko siya malilimutan kailan man. | —Ipagkaloob mo na ama ko sa akin ang inyong pahintulot, ang samung muli ng̃ kanyang anak; akalain mo po na kayo'y aking iniibi at gayo din iniibig ko si Dora, at hindi ko siya malilimutan kailan man, |
| 12 | ipinaunbaya | ipinauubaya. |
| 14 | at sa sa ganang kanya'y... | at sa ganang kanya'y... |
| 30 | tingig | ting̃ing |
| 33 | Relnaldo | Reinaldo |
| 41 | tanodhalama | tanodhalaman |
| ,, | namamalayloy | namamalaylay |
| 44 | asiyanda | asiyenda |
| ,, | ang tang̃ing samu ka sa tayong kamahalan. | ang tang̃ing samu ko sa inyong kamahalan. |
| 49 | ng̃nni't | ng̃uni't |
| ,, | Chartetis | Charteris |
| 52 | iyonp | iyong |
| 53 | yaong mg̃a pang̃ung̃usap na yaon | ang mg̃a pang̃ung̃usap na yaon |
| ,, | Dara | Dora |
| 56 | maaalindog | maalindog |
| ,, | pagmumu ni | pagmumuni |
| ,, | nakang̃it, | nakang̃iti |
| 57 | tamanggi | tumanggi |
| ,, | pagkikipagkilala | pakikipagkilala |
| 58 | ang saad ng̃ taglay ang isang paghihinala. | ang saad na taglay ang isang paghihinala. |
| 60 | biuata | binata |
| 62 | nasasamyohan | nasasamyuhan |
| ,, | bulaklaklak | bulaklak |
| ,, | ng̃ mg̃a buko... | na mg̃a kuko... |
| ,, | nababababagay | nababagay |
| 63 | gayong | gayung |
| 64 | m a | mg̃a |
| ,, | kunki | kundi |
| ,, | laha | lahat |

